# MALUPIT NA INA




SIPI NI ROSENDO IGNACIO

# Malupít na Iná

Sinipi sa nobelang kastilang
may pamagat na
HISTORIA DE UNA COSTURERA
ni Carolina Invernizio ng
nagsatagalog na si
ROSENDO IGNACIO.
Malabon, Rizal, 30 ng Oktubre ng 1918.




TEL. 3099

MAYNILA, K. P.

**Ang nobelang ito'y sinimulang limbagin ngayong ika 1 ng Nob. ng 1919.**



# I

## Ang Pagpatay sa Anak



ANAP na tutoo ang katahimikan at walang sinomang naglalakad sa mahaba at mataong lansangan ng Serallos nang ikadalawa ng madaling araw.

Patáy na halos ang di mabilang na mga parol na nagsabit sa baháy-baháy, at kung sakaling may natitira pang mangilan-ngilang aandapandap ang taglay na liwanag ay di na magtatagal, sapagka't unti-unti nang namamatay.

Sa gitna ng katahimikan at katiwasayang naghahari sa lansangan ay may isang lalaking palapit ng palapit sa bangketa, ang hakbang ay di magkawastô at susuraysuray na wari'y langonglangó.

Ang naturang lalaki, ayon sa pamimikas ay natutulad doon sa isa sa mga may gawaing magpasan ng anomang mabibigát na dalahin, na nanunungkol ng lahat ng uring gawa at paninilbihang ikakikita ng salapi upang magugol sa tanang kinakailangan sa pamumuhay.

Sumasakay sa apatnapung taóng gulang; ka-

tatagan ang pangangatawan, malapad ang likod, maugát; ang mukha'y namamagâ at nagtataglay ng anyong namumutla ang mga pisnging luyók; ang ilong ay nam mintog, namumula at butligin, malaki ang bibig, ang mga labi'y makapal, at ang gorang nakatakip sa ulo ay pakiling mandin ang pagkakaayos sa gawing panig ng isang balikat; at ang malagong buhok na kulay abó ay bahagyang gusót. Ang magaspang na kamisetang suot ay nakabuka ang gawing harap, kaya't nakikita ang dibdib na kulay tansô at mabalahibo ng kulang palad na yaon.

Ganyan nga ang pamimikas ng langó, parang di nakararamdam ng lamig ng gabi, kahima't panahong talaga ng masasal na tiglamig, at patuloy nga ang paglalakad sa daang namamaybay sa mga tabing bakod, nagbububulong ng mga salitang walang katuturan, na napuputol manakanaka dahil sa paghalakhak, na kung malayo'y hindi nga aakalaing tawa ng isang tao kungdi ungol ng isang mabangis na hayop.

Sa kasusuraysuray ng abang naglalakad ay napahandusay sa tabi ng bangketa, at sa ilalim ng pagpipilit at lakas loob ay nangyaring nakatindig din.

—¡Oh!—ang tumatawang sambot.—¡Anong galáw ng lupa! ¡Kung di ako matatag, marahil ay masusubasob ako! Nguni't ¿hindi na kaya matatatapos lakarin ngayong gabi ang lansangang ito? Tila manding sadyang hinabaan. Hindi sa anopamang dahilan, hindi, sapagka't nais ko na maka-

sampa agad ng aking tahanan upang makapakinig ng mga daingan. Kung muli akong ipanganganak sa pagkasanggol ay susumpain ko na ang gawang pagaasawa.

At nagsikad ng nagsikad pagkatapos hanggang sa nakasapit na muli sa tabing bakod, at nakarating tuloy sa isang makipot at mabahong landas na kinatitirikan ang magkabilang panig ng maliliit at dampang tahanan ng mga dukha at sa'át na nahahati sa makikipot na silid bilang kasukat lamang sa kalagayan ng naigungupahan.

Napakadilim nga ng landas na yaon, at kung talagang di bihasang maglakad sa pook na yaon ay hindi nga masusumpungan ang alinmang pintuan ng mga bahay na natatayo doon.

Datapuwa't ganap nga ang pagasa ng lango, na huwag lamang siyang mabubuwal, at sa pamamagitan ng pamamaybay sa mga bakod ay matutunton niya ang kanyang tahanan, at gayon nga ang ginawa; nasok sa isang pintong nakabukas, at di nga natagala't natalisod ang isang hagdan.

Walang lubay ng kauungol at katatalisod sa pagsampa sa hagdanan hanggang sa nakarating sa kaitaasan, at nang naroroon na siya ay dahandahang binuksan ang pinto; anopa't isang dalagang nababalot ng isang malaking panyong makapal ang katawan, na hawak sa kamay ang isang ilaw ang karakarakang sumalubong sa pumapanhik.

Ang liwanag ng ilaw na dala ng dalaga ay sumilaw sa paningin ng lango, kaya't kaunti na lamang upang mahulog at gumulonggulong sa hag-

danan, gayun man ay bigay kayang nagwika ng ganito:

—¡Giselda! ¿At gising ka pa pala magpahanggang ngayon?

—Opo, amá ko, sapagka't marami po akong ginagawa,—ang itinugon ng dalagang inaalalayan sa bisig ang kanyang amá at binabatak sa gawing loob ng tahanan.

—¡Gawa na lamang ng gawa!—ang pasigaw na sambot ng matanda, na sinabayan kapagdaka ng irap at pagalit na titig ang kanyang anak bago napangiti ng ngiting patuya at saka nagsulit ng:

—¡Mamaya't kung gugustuhin mo!...

Hindi na kumibo ang dalaga at di pinansin ang kilos ng kanyang ama.

—Mahiga na kayo sa inyong hihigan, ang saad na parang pinipilit ni Giselda ang kanyang ama, at huwag sana kayong magiingay—ang idinugtong pang sabi ng dalaga, sapagka't aniya'y natutulog ang nanay.

Hinigit na lamang ng lango ang mga balikat. Gayun ma'y di nakatiis at nagwika rin.

—Mabuting pamumuhay iyan; kung magtatagal na lubha ay...

—Tatay, alangalang po sa Diyos ay huwag na sana kayong maingay. ¡Kaawaawa naman ang nanay, bakit bulag na ay nagdurusa pa ng malabis

Ang langó ay napahalakhak ng tawa nang marinig ang ganitong himutok ng kanyang anák, kaya't di nakatiis at nagsalita na aniya:

—Hindi ganyan ang dapat na kaawaan; may-

roon nga akong nakikilalang isang babaing bulag na kumikita ng limang piseta sa maghapon sa panghihingi ng limos sa pintô ng simbahan.

—Hangga't may lakas din lamang po akong makagawa ay di ko maipauubaya! at matitiis na manghingi ng limos ang aking ina,—ang isinagot ni Giselda sa kanyang ama.

—¡Oh, hindi ka na nagbago niyang iyong ugali! —ang ipinagsulit ng lango. Lagi ka nang suwail at timawang anák.

Ang kaayaaya at marikit na mukha ng dalaga ay nanibago karakaraka, kaya't pinapilitpilit na itaboy ang kanyang ama na pumasok sa silid nitong tutulugan.

Datapuwa't may malaking ganang magsasalita ang lango ng gabing iyon, kaya't bagaman susuraysuray sa gitna ng bahay ay walang tigil ng kasasalita ng mga pangungusap na walang katuturan, na sinusundan pagkatapos ng mga nakayayamot na halakhak.

Sa dikawasa ay nangyaring napapasok din ni Giselda ang kanyang ama sa silid na kalapit ng sa kanya, na kinadoroonan ng dalawang hihigan na kahoy ang isa at bakal naman ang pangalawa.

Dito nga sa hihigang bakal natutulog ang kaawaawang bulag.

Nagpakabuti nanga ng higâ ang langong di nakuha ang magbihis pa ng damit sa pagtulog at hindi pa man nakukumutang mab'uti ng kanyang anak ay naghihilik na ng katakot-takot.

—Hindi siya gigising marahil kungdi hanggang

kinabukasan na ng tanghali,—ang naibulong ni Gise'da, na pagkawika nito'y kasabay ang isang buntunghininga sa kasiyahang loob.

Lumapit pagkatapos sa hihigang bakal na kinahihimbingan ng bulag niyang iná, minasdan kung di nagigising sa gayong ingay at gulong ginawa ng lasing; datapwa't anong palad, at patuloy ang taglay na pagkakahimbing.

—¡Mabuti pa ngang dili hamak ang papaganyan —ang malungkot na bulong ni Giselda.

—¡Kaawaawa naman ang aking iná! Nagpapakilalang ang ibinigay kong painom sa kanya ay nakaiging lubha.

At patiyad at dahandahan siyang lumakad, na nilisan ang silid at nagtungo sa datihan niyang kinadoroonan, na ang pinto nito'y nasasara sa gawing loob.

Ipinaibabaw ang ilaw sa isang maliit na mesang kinapapatungan ng mga bagaybagay na kagamitan sa pananahi at saka sumandal na nagpakaigi sa kinalilikmuan niyang silya.

Hindi nangangailangan ng marami pang pagmamalas sa dalagang tinutukoy upang makilala kung gaano kalaki ang damdaming naghahari sa kanyang dibdib.

Ang pamumutla ng kanyang mukha, ang nangingitim na buklod na nakalilibid sa dalawa niyang mata, ay mga palatandaang lubos ng mga tinitiis niyang hirap sa kabuhayan.

Datapuwa't gayun man, ay di pa rin kumu-

kupas at nagbabago ang kagandahang pangbihira ni Giselda.

Noong nakaraang taon ay kinikilala siya at itinuturing sa nayong yaong kanyang kinatitirahan na siyang pinakamaganda at mabait sa mga babaing mananahi.

Sa halip na gumawa siya sa loob ng pagawaan ay iniuuwi niya sa bahay ang kanyang mga tinatahi, sa dahilang di niya ibig na ipaubayang maiwang magisa ang kanyang kaawaawang iná.

Nang mga panahong iyon, si Giselda'y nakakatulad ng isang bukong bagong mamumukadkad sa sikat ng araw, na taglay ang ganap na kasariwaan at dilag.

Kinaiinggitan siya ng marami niyang kaibigan sanhi sa kahilihiling bikas ng kanyang pangangatawan, ng malalago at mahahaba niyang buhok, ng katingkaran ng kanyang puting tulad sa gatas at parang nilalik na mga daliri ng kanyang mga kamay at paa.

Walang sabihan ang marami kungdi isa siyang dalagang mapagmalaki, sapagka't walang ugaling makisama at makilaguyo sa kanyang mga kaibigan at makiagapay sa pagpapasyal sa mga lansangan na katulad ng kaugaliang ginagawa ng karamihan; gayun din, hindi siya pumapansin sa mga binatang sumusunod sa kanya't naguukol ng mga salita sa pagibig.

Sa tanang mga nagsisiligaw at nanunuyo sa kanya ay mayroong mga mayayaman at ang ilan

dito sa mga nabanggit ay nagtatangkang pakasalan siya.

Kung namamalas ng mga kaibigan niya ang kanyang pagaalinlangan at di pagpansin sa makikisig at mayayamang namimintuho ay nawiwika sa kanya itong:

—¡Anong pagkahibanghibang na babai niya!

—¡At kung minsan naman ay pagalit na nabubuka ng ama niya sa kanya:

—¡Ang batang ito'y talagang musmos pa nga yata!

Paraparang winawalang bahala ng dalaga ang lahat ng gayong naririnig at walang ginagawa kungdi ang magpatuloy sa kanyang mahinusay na mithiin at matahimik na kalagayan; anopa't gayun ma'y di nagpapahalata ng kanyang mga damdamin at mga gawa.

Subali't matapos makaraan ang ilang buwan, ay patuluyan nang naparam sa kanyang mga labì ang masasayang ngiti at kalugodlugod na pagaawit, bíhibihira nanga siyang lumabas ng bahay sa buong maghapon, at mayrcon ngang ilang nakapagsasabi na nakikita siya kung gabing nagpapasyal sa tulay ng Carraca na kaalakbay ng isang binatang may higit na kakisigan.

Gayun ma'y hindi sukat na mapaniwalaan ng tiyakan ang gayon, sapagka't ang naturang binatang pinaghihinalaan ay di nagdaraan minsan man lamang sa lansangang kinatitirahan ni Giselda, ó kahiman lamang sa malapit doon, at kung sa binatang tinutukoy ay binabanggit ang natutungkol

sa bagay na yaong di pangkaraniwan ay walang isinasagot maliban sa higtin ang kanyang mga balikat, na parang ipinakikilalang di inaalumana ang papagayong bagay.

Ang katotohanan ay kung sakaling wala mang nakatatalos ng ganyang hiwaga, datapuwa't ang masasabi nga ay naparam nang patuluyan ang sa kay Giseldang kaligayahan at sigla; madalas ngang nagdaranas ng pangangatal ng buong katawan na wala namang nakapapansing sinoman; wala nanga siyang ganang magbihis pa ng maririkit na damit at ang madalas niyang dinadahilan kung may ilang pumapansin at bumabati sa kanya, ay ang kalamigan ang siyang sanhi kung kaya lagi siyang nagbabalot ng malalapad na panyo, at mapalad nanga ang makapagbigkas siya ng apat na salitang sunod.

Bagaman bulág ang kanyang iná, subali't may mabuting panghalata na katutubo sa mga di nakakikita, at napapansin nga ang kaibhang nangyayari kay Giselda; kaya't nang di na makatiis ay napipilitang nagusisa, datapuwa't wala namang naitugon ang sawingpalad na dalaga kungdi itong:

—Wala po akong dinaramdam na anoman, nanay. Kung sakaling may nagsasabi sa inyo ng natutungkol sa akin ngayon ay asahan ninyong kayo'y dinadaya lamang. Kung ako man po ay di umaawit ngayong katulad ng mga nagdaang araw ay sapagka't nagsasawa na po ako. ¿Nalalaman na ba ninyo? Hindi naman po sa tuwi tuwi na'y magaawit at magtatawa. At hindi naman po ako

ngayon sukat na mabilang na isang musmos na kagaya ng una, at ang di ko mga pagimik at pagtatawa ay natutungkol sa inyong kasawian at mga kaligaligang ginagawa ng tatay, kung naglalango tuwing gabi, bagay na di mapagaalinlanganang makawawala ng datihang kasayahan at kasiglahan sa isang kaloobang maramdamin.

Ang kaawaawang matanda, na walang ibang akala kungdi ang gayong pangungusap ng kanyang giliw na anák ay siyang lubos na katotohanan ay magiliw na isinandig ang ulo sa kanyang kinahihigaa at nagpakitang nasisiyahan sa gayong kilos ng dalaga.

Namumutla at nagmumuni si Giseldang walang kámunti mang kakibokíbo sa kanyang ginagawa, at samantalang patuloy ang kanyang gawain ay dinadaluyan ng malalaking patak ng luha ang kanyang mga pisngi, na noong mga nakaraang araw ay nahahawig sa nakar at kahima't natitigmak na malimit ang mga kamay niya ng luhang pinapahid na katulad ng isang bata, subali't di nababahiran kamunti man ng dungis ang kanyang tinatahi.



# II



OONG gabing nabanggit, nang ganáp na masunduan ng dalagang mapahimbing na maigi ang kanyang mga magulang, sa ilalim ng lalong masusing kaparaanan upang mapatulog lamang, ay na sok siya sa kanyang pahingahan at naupong taglay ang matinding panglulumo sa isang naroroong likmuan.

Hindi nagtataglay ng anomang gara at inam ang silid ng dalagang mananahi, subali't gayun man, palibhasa'y may katutubong sipag ang nagpapahingalay doon, kung kaya maayos at maituturing ding kaayaaya.

May isang kurtina sa durungawan na nakalawit sa gawing patio at sa gawing kalagitnaan ay nakasabit ang isang buslong maliit na tigib ng mga bulaklak na yari sa kamay.

Ang hihigan ay yaring bakal, at puti ang pangsusóng nakatakip sa ibabaw; may isang pangkaraniwang taguan ng mga kasangkapang lubhang malinis, may dalawang likmuang yaring ginikan, isang panahian at mga kagamitan sa paggawa ng

mga bulaklak na nasa ibabaw ng isang puting mesang kahoy; may isang salaming gumagalaw at may isang bibingang ginagamit sa pagpapainit sa malamig na hanging pumapasok sa loob ng tahanan. Ang lahat nga ng nabanggit na ito ang buong kasangkapan sa silid ni Giselda.

Wala nga sa gunita ni Giselda ang mahiga noon. Ang kanyang mukha, na taglay ang pamumutla ay nangitim, at ang kaawaawang babae ay kinagat ang panyong hawak hawak sa kamay upang mapigil ang matinding sigaw na halos mamulas sa kanyang mga labi, sanhi sa di maulatang sumpong sa pagdaramdam na kanyang dinaranas.

Sa kabila ng gayong paghihirap ay sumapit marahil ang isangdaling katiwasayan, sapagka't matapos mapahid ang mga patak ng butilbutil na pawis na tumutulo sa kanyang noo ay napabulong nitong sumusunod:

—¡Isang daling oras na lamang! ¡Oh Inang Maawain, kahima't di po ako marapat sa inyong saklolo, ay huwag mo po sana akong ipaubaya!

—Tumindig siya, inalis ang balabal na nakababalot sa kanyang katawan, at dahil sa ganitong ipinamalas niyang kilos, ay mapagkukurong lubós na ang dalagang mananahi'y malapit nang maging iná.

¡Gaano kalaking dusa ang dapat niyang damdamin upang ikubli ang kanyang kalagayang yaon, nang walang sinomang makabatid ng paghihirap na dinaranas niya!

At samantala naman, ang lalaking naging da-

hilan ng kanyang pagiging iná ¿ano't wala roon sa kanyang piling? ¿bakit hindi siya saklolohan sa panganib na kalagayang iyon?

?Isa kayang malupit ó isang sawingpalad?

¿Bakit walang anomang pangungusap na nunukal sa mga labi ng dalaga hinggil sa may kagagawan ng binabata niyang kalagayan?

Hindi nga nahiga si Giselda ng gabing yaon, sapagka't natatahu niyang nalalapit na ang sangdaling kanyang pinakaaantayantay,

¡Gaanong mga damdamin ang namugad sa kanyang dibdib noong mga sangdaling di pa, dumarating ang amá niya! Hanggang sa kalahatian ng gabi'y wala siyang pahinga ng paggawa sa tabi ng bulág niyang iná, na nagsasalitang mahinusay sa mantalang kanyang tinitiis ang matitinding sumpong ng hilab ng kanyang tiyan.

Sa hiwaga ng kapalaran, ang kanyang iná'y dinayo ng antok, kaya't nahiga at di natagalang nakatulog ng mahimbing. Sa ganitong pangyayari, ang dalagang mananahi ay naidlip isangdaling taglay ang katiwasayan ng loob.

Pagkaraan ng kaunti ay tumugtog ang alauna ng madaling araw, pamayamaya nama'y ang *a las dos*, anopa't napukaw ang dalaga, sapagka't muling nanumbalik ang matitinding sumpong na ipinangiling niya sa sindak at ikinabalisa ng gayon na lamang sa pagkakagupiling.

Kung ang kanyang amá ay dumating ng mga sangdaling iyong lubhang mapanganib, ianong ka

sindaksindak marahil para sa kanyang abang kalagayan!

Hindi nĝa siya patatawarin nĝ langóng magkaroon nĝ kasintahan kailanma't di pahintulot nito ó kailanma't di nahihingan pa nĝ ukol sa gugol ó sukat na kapakinabangan para sa kanyang mĝa kailangan.

Marahil ang kanyang galit at pagkapoot, na di malayong maging matindi gawa nĝ kalasingan ay siyang pagkasanhian nĝ paghahayag sa tanang namamahinga nĝ gayong lihim at si Giselda marahil ay di sasalang dadamputin na lamang bangkay na mistula kung magkagayon.

Kaya't ang kahabaghabag na dalagang kulang palad ay idinadalangin sa mahal na Iná nĝ Awa at sa lahat nĝ mĝa santo na umuwing madali sa bahay ang kanyang amá.

Nang maramdaman niya ang yabag sa hagdanan nĝ isang waring pumapanhik ay nakahinga mandin siya, at tuloy nagukol sa langit nĝ isang malas, malas na kinalalarawanan nĝ lubos niyang pasasalamat, bagaman sakbibi ang kanyang loob nĝ malaking pagdurusa.

Kaya nĝa't gaya nĝ nabanggit sa unahan, nang napagiisa na siya sa kanyang silid at wala nang takot pang sukat na makabagabag sa kanyang sarili, ay di na tinimpi ang mĝa luhang nunukal sa kaibuturan nĝ kanyang puso at binigyang panahong matighaw at makalabás ang matinding sákit na naghahari sa kanyang dibdib.

Ang isang orasan na di lubhang kalayuan doon

ay nagparinig ng kanyang mga tugtog. Ikatlo na nga noon ng madaling araw.

—¡Oh anong luat, anong tagal ng pagsipot sa maliwanag!—ang naibulong ni Giseldang kalong ng lumbay, sakbibi ng di maulatang paghihimutok at walang humpay na panginginig ng katawan, na siyang ikinahiga tuloy, sapagka't wala na siyang lakas upang makatagal sa pagkakatayo.

Wala ngang katimbang at walang dilang makapagsasalaysay ng kanyang tinitiis na hirap; datapuwa't gayun ma'y hindi niya nagugunitang mamamatay siya, sakaling di huminging tulong sa iba. Sinoma'y walang makatatalos ng kanyang kalagayan, sinoma'y hindi makamamalay ng gayong kasindaksindak na pangyayari sa silid na iyong batbat ng ganap na katahimikan.





## III



PAGTUGTOG na pagtugtog ng ikaapat ng madaling araw, si Giselda ay iná na ng isang sanggol.

Tutoong mahirap na maikubli sa pangdinig ang gayon.

Nagpakahigahiga siyang mabuti sa ibabaw ng kanyang hihigan, na taglay ang walang kapanatagang masid at matalas na pangdinig.

At para mandin niyang napansin ang mga yabag na nagbubuhat sa kalapit niyang hihigan, at noon di'y isang bahagyang ingit ang naririnig niya sa kanyang tabi na siyang ipinangatal ng buo niyang katawan.

Ang ingit na nabanggit ay nagbubuhat sa bagong kawal na sumilang sa maliwanag, na umiiyak.

Isang malupit na anyo ang nalarawan sa mukha ni Giselda, at ang ginawa nga ng kulangpalad na iná ay hinawakan ng isang kamay ang katawan ng sanggol bago piniginan naman ng pangalawa yaong liig.

—¿Sino iyang naririyan? ¿Sino kayo?—ang karakarakang usisa ng mananahi.

—Ako, Giselda,—ang itinugong bigla ng bulág. Sapagka't parang naririnig ko ang iyong tinig na tumatawag sa akin.

—Hindi po ako tumatawag, mahiga na kayo sa inyong hihigan at huwag kayong magambala. Ibig ko lamang na malaman kung mahinusay ang iyong kalagayan.

—Huwag na kayong mabalam nânay: kung narinig ninyong ako'y napasigaw ay sapagka't ugali ko nang laging natatakot na paluin ng tatay.

—Kung gayo'y mabuti ang nagawa ko ng aking pagkaparito. ¿Hindi ba tutoo?

Hindi sumagot si Giselda kamuntiman. Ang kanyang anák na kalong ay muling sumigaw ng lalong malakas kaysa dati, anopa't patuloy niyang pisilpisil sa liig.

Ang sawingpalad ay gumagawa nóon ng isa sa mga kakilakilabot na kasalanan na mangyayaring kamtin ng madla.

Sinasakal niya ang kanyang tunay na anak, ang anák ng kanyang pagibig.

Nararapat ngang hinalain na si Giselda'y nasisiraan ng bait nang sangdaling yaon, sapagka't sa kabilang banda'y mahirap na mangyari na ang kanyang dugong tunay ay pagpahamakan, at gumawa ng isang kasalanang kakilakilabot.

Hindi nga sukat na maakala na ang babae, iyang nilalang na napakalinis at maselang na mandi'y nilikha lamang sa pagibig, ay magbago ng kalagayan, na sa maliwanag na sabi'y maging kalupitlupitan kaysa tunay na mga hayop na ganid.

Si Giselda'y patuloy sa pagkakahiga sa hihigan na minamasdan ang bangkay na nangingitim at nainis, ng nilalang na yaong walang malay.

Isang nakasisindak na katiwasayan ang naghahari noon sa silid.

Ang abang bulag, nang maramdamang di sumasagot sa kanya ang giliw niyang anak ay ipinalagay ngang nahihimbing na, kaya't nagipot nang pumasok sa kanyang tutulugan.

Sa malaking panghihimagal at malabis na panglalata ni Giselda sa kanyang matinding dagok ng damdamin, ay napalugmok na walang malay halos pagkatao sa ibabaw ng hihigan.

¿Gaanong sangdali siyang natira sa ganitong kalagayan?

Hindi nga mangyayaring maipagsaysay.

Nang idilat niya ang kanyang mga mata ay untiunti nang namamatay ang ilaw na nasa ibabaw ng mesa at namamanaag na ang araw sa silanganan.

Sa gayong pangyayari'y isang kakilakilabot na guniguni ang sumurot sa paningin ng inang yaon sawingkapalaran.

Ang kanyang anak ay nakahandusay, malamig, tigmak ng dugong tumutulo sa hihigan, at basa rin ng dugo ang hihigan, ang mga kamay at hanggang mukha ni Giselda.

Ang pagkagulo ng diwa, ang pagkabaliw ay naparam na, kaya't nakilala ng mananahi kapagkaraka ang lahat ng kabigatan ng salang kanyang nagawa.

¿Siya kaya, at tanging siyangsiya lamang kaya, ang pumatay sa kanyang anák?

Sa loob ng isang saglit ay nagkaroon si Giselda ng diwang buksan ang bintana, tawagin ang bala na, isiwalat ang kanyang sala at magpatihulog pagkatapos sa patio, upang mabayaran ng kanyang buhay ang kalupitang nagawa niya.

At nang babangon siya sa hihigan upang isagawa ang kanyang lihis na panukala ay nasalang ng kanyang kamay ang malamig na katawan ng bata.

Sa ganitong pangyayari'y napasigaw siyang mariin at muling napahigang tumatangis nĝ kasakit-sakit.

Dahil sa marahas na dagok na ito ng damdamin ay humalili ang isang sangdaling makapagisip at si Giselda'y nakapagmuni sa kanyang kalagayan at sa kaparaanang kinakailangan upang maikubli ang lahat ng bakas ng kanyang sala.

¡Datapuwa't saan ikukubli, saan itatago ang abang bangkay ng walang malay!

Sa bahay na iyong kanyang kinatitirahan ay di mangyayari, at sa sangdaling yaon at sa oras na yaon at sa kalagayang mahina ng kanyang katawan, ay mahirap na madala ang bangkay sa malayo doon.

Nararapat nĝang magantay na gumabi. Datapuwa't kinakailangan na sa mga sangdaling yao'y isagawa nang lahat ang karampatang ayos, na alisin ang susóng may danak na pinanganakan at linisin ang mga patak ng dugong nakalat sa sahig.

Taglay ang walang katigatigatig na masid, na kamuntimang buntunghiningã'y di sumungaw sa kanyang dibdib, at di sumama bahagya man ang mukhang sinambot ang bangkay at itinago sa aparador, sa pagitan ng ilang damit.

Si Giselda'y naging parang matanda noon sa loob ng ilang saglit, na kung pagmamasdan ay parang tumanda ng may sampung taón.

Makaraan ang ilang sangdali ay naisaayos na lahat ang nauukol s kahusayan ng pamamahay.

Nababalabalan siya ng isang malapad na panyong umupo sa malapit sa panahian, na di inilalayo ang mga matá sa aparador, na kinatataguan ng katunayan ng kanyang sala.

Si Giselda'y naroong nagiisa.

Natatago kung sa bagay, subali't para niyang nakikita, parang nasusurot sa kanyang mga matáng anaki mandi'y gumagalaw ang maliliit na kamay ng sanggol, at ang nangingitim na bibig ay ibinubuka, at halos sumasapit hanggang sa mga pangdinig niya ang isang himutok, ang isang sumpa.

At hanggang diyan dumating ang kapighatian na upang ikubli lamang, ay nagtindig sa adhikang lumapit sa karatig na silid.

Di pa nga naluluatang nagigising ang bulág, at salamat na lamang at di niya mangyayaring mamasdan ang mukha ng kanyang anák.

—¿Nagbangon ka na ba Giselda?—ang isinaad sa kanya karakaraka.

Opo, nanay—ang itinugon ng dalagang taglay ang mahinang tinig.

—Hindi kita talagang gigisingin, sapagka't ngayong gabi'y hindi ka nakatulog na mabuti.

Hindi sumagot si Giselda; datapuwa't isang bahagyang pamumula ang nakintal sa kanyang mga pisngi.

Ang bulág ay tumabi sa kanya at ipinatong ang kamay sa noo ng kanyang anák.

—¿Anong dinaramdam mo, anák ko?—ang usisa sa kanya.—Hindi ka kumikibo. ¿May sakít ka ba?

—Wala po nanay, wala—ang sambot ng dalagang taglay ang nalulunod na tinig.

—Ako'y iyong inuulol,—ang ipinakling naghihimutok ng bulág.—Hindi kita namamasdan, nguni't nahihipo kong nagaapoy ang iyong ulo, at ang mga kamay mo'y nanglalamig. Mahiga kang muli sa iyong hihigan, gigisingin ko ang amá mo upang makatawag ng manggagamot.

Hinawakan ni Giselda ang kamay ng kanyang iná upang pigilin.

Nanginginig sa hiya, sa mga matá'y nanatak ang mga luha sa galit.

—Huwag kayong mabalisa—ang biglangbiglang sambot ng dalaga,—wala kayong sukat na ikabagabag tungkol sa akin. Inuulitulit ko sa inyo na ako'y walang dinaramdam na anoman, ako po ay mabuti at walang anomang karamdaman.

Ang abang iná na nadaig ang sarili ng gayong pangungusap, ay nagwika ng buong katamisan ng:

—Salamat kung gayon. Huwag ka nang magalit; patawarin mo ang iyong kaawaawang iná. Wala nga akong hiyas na minamahal dito sa

mundo kungdi ikaw lamang. Ikaw nga at dili ibaang kaisaisa kong aliw, ligaya at kapurihan. ¡Oh! !Gaanong ikalinggit sa akin ng ibang mga iná sapagka't pinagkalooban ako ng langit ng isang anák na katulad mong napakabuti, napakamagiliw at napaka-mahal na ugali!

Gaano kalaki ng tiniis ni Giselda sa loob ng nakaraang magdamag, di nga kalimilimi ng mga tinitiis niya nang mga sangdaling yaon.

¡Paano siya nagdurusa sa ilalim ng bigat ng pagngangalit, ng hinagpis at ng kahihiyan!

Hindi nga matututulan na ang kanyang salang nagawa ay isa doon sa walang katumbas na kapatawaran.

Kung ipinagtapat ni Giselda ang katotohanan sa kanyang iná, marahil ay ikinamatay nitong taglay ang sumpa sa kanya.

¡At gaya noong maririnig pa ang mga papuri ng abang babae, at makatatanggap ng kanyang mga halik sa pagmamahal!

Ang ganito'y isang pasakit na tutoong kakilakilabot, na halos ikamatay noon ni Giselda, at kung mangyayaring siya'y mamatay noon din ay walang pagsalang mamamasarapin niya, huwag lamang marinig ang gayong mga papuri.

At magiging isang kabutihan para sa kanya ang kamatayan, yayamang sa kanyang kabuhaya'y wala na siyang pagasa pang makakamtan.

Samantalang naguusap ang maginá, ang amá ni Giselda'y nagbangon nang makitang magkayakap ang dalawang babae at tuloy nagsulit:

—¡Ola! ¡ola! Para tayong nasa sa ginhawa ngayong umaga. Datapuwa't hindi man nagluluto pa. ¡Mundong tamad! Ako'y napapagod nang tutoo ng pagpapakain sa dalawang tamad.

Ang dalawang babae ay kapuwa natira sa di pagkibo. Si Giselda ay sapagka't walang pagkasiyahan sa kasindakan; ang kanyang iná, naman ay sapagka't natatakot.

—¿Ano ba, mga bingi ba kayo?—ang sigaw ng matandang lalaki.—Sulong, Giselda, ipagluto mo ako ng almusal: sa akala ko'y oras na.

Hindi po ako makapagluluto—ang itinugon ng dalaga.—Ako po ay may damdam.

—¿Anong kasinungalingan niyang sinasabi mo? Datapuwa't nang sangdaling iyon ay inabot ng masid ng matandang lalaki ang mukha ng kanyang anák, kaya't napasigaw na bigla, na anya:

—¡Mundong tamad! tutoo ngang may mukha kang nakatatakot. ¡Ah isang pamumutla!

—¿Nakita mo na?—ang ipinakli ng bulág.— ¡Sinasabi ko nang ako'y iyong inuulol! Ikaw ay may sakit.

—Wala po akong sakit, maniwala kayo, ako'y nagdaranas lamang ng malabis na kapaguran, sapagka't hindi po ako naglubay ng kagagawa hanggang hatinggabi. Ito po ay walang anoman; makararaan na rin po sa akin.

Niyakap nga ng mahigpit ng bulág ang kanyang anák, bago nagwika:

—¡At dahil sa akin, walang iba kungdi sa akin

amang, kung kaya nagsusumakit kang magtrabahong mabuti!

—Siguro nga at kangino pa—ang sambot ng walang loob na amá.—Ibig mo ngang ibig na kumain ng malambot na tinapay, na dinadahilan mo pang hindi ka nakakikita, maisubo mo lamang sa bibig.

—Tatay—ang isinaad ni Giselda,—sinabi ko na po sa inyong di lamang mamakailang bugso, na ayokong magdamdam ang aking iná.

—Ikaw bata ka, bayaan mo akong magsalita, ang kinakailangan mong gawin ay ang ipaghanda ako ng agahan, Ayokong lumakad na gumawa ng walang laman ang aking sikmura.

Ang dalaga, na malaki ang pagkaibig na maputol na ang gayong nangyayari, ay dinukot sa bulsa ang ilang salapi at ibinigay sa kanyang amá.

—Wala na po ako kungd ito na lamang—ang isinaad pagkatapos,—kasya na po sa inyo ito ngayon.

Ang walang loob na amá ay dagling sinambot ang kuwartang iniabot sa kanya at saka nagwikang taglay ang kalamigang loob ng:

—Hanggang mamaya na tayo magkita. Umaasa ako na mamaya ay mahusay ka na, at kung sakaling hindi magkagayon ay sikapin mong magpakagaling.

—¡Kaawaawang anák ko!—ang nawika ng bulág, pagkaalis na pagkaalis ng kanyang kasi.—

Hindi nga nababagay na ikaw ay magkaroon ng isang amáng napakasama.

Ang dalaga'y tumingala sa langit.

—Huwag po ninyong sabihin ang papaganyan, nanay—ang ibinulong ni Giselda.—Kayo, kayo nga lamang magisa ang siyang martir. Bayaan po ninyo ako, bayaan po ninyo akong magbangon at bumili ng ating makakain.

—Huwag ka nang magbangon, ako'y hindi naman nagugutom, anák ko, at kung gusto mong ako'y iyong makitang matiwasay, ay magpatuloy kang mahiga. Ang panahon ay napakasama.

—Susundin ko po kayo, nanay—ang itinugon ng mananahi, na halos mamataymatay sa dusa.

At nakahilig sa bisig ng kanyang ináng nasok sa silid niyang pahingahan.





# IV



GANAP na ika sampu ng umaga, si Giselda na di mangyaring magupiling, ay inip na inip na sa kahabaan ng araw na yaon.

Tunay ngang siya'y nahiga, nakapikit ang kanyang mga mata, datapuwa't hindi siya natutulog.

Makakapal na ulap ang nagpapalabo sa kanyang diwa, at tila man din niya namamalas na madilim ang lahat ng nakaliligid sa kanya.

Nanglalata, lugmok, walang sukat na sumaisip, di nakararamdam, at nagdaraan ang panahong di man niya naaalumana.

Ang bulág, na walang ibang akala kungdi natutulog ang kanyang anák, ay umupo sa malapit sa hihigan, at pagkakuha ng dasalan ay nagsimula nang magdasal ng mahina.

Anopa't ang bahagyang alingawngaw na nangyayari ay pumukaw sa gunita ni Giselda, kaya't ito'y nagusisang taglay ang naghihikahos na tinig, ng aniya:

—¿Anong ginagawa ninyo, nanay?

Ang bulág ay lumapit pang lalo sa tabi ng kanyang anák at saka nagwika:

—¿Hindi ka ba natutulog?—ang isinaad.

—Hindi po. Subali't mabutibuti na po ako ngayon.

—Salamat kung gayon. Ako'y nagdadasal patungkol sa kaluluwa ng mga patay.

Ang mukha ni Giselda ay nagbago ng gayon na lamang.

Ang pangungusap ng kanyang iná ay tumimo sa pangdinig niyang animo'y sibat na nagbabaga.

Ang bulág ay idinadalangin ang mga patáy, at doon din sa silid na yao'y may isa.

At kay Giselda'y parang mabubuksan ang aparador.

Si Giselda, na nanginginig sa pagkasindak, ay napasigaw.

Nagbalik na muli ang matanda at nagwika:

—¿Anong nangyayari sa iyo, anák ko? ¿bakit ka sumigaw? ¿masama ba ang damdam mo?

—Wala po, wala po akong dinaramdam. Halos bago pa lamang napipikit ang aking mata, ay nangarap po ako ng katakottakot: napangarap ko po na ako'y nasa gitna ng mga ningas at... at ako po ay nagising na biglang taglay ang pagkasindak.

Ang bulág ay muling lumapit sa hihigan, at sa lubós niyang pagaalinlangan at di ganap na paniniwala sa sinasabi sa kanya ng giliw niyang anák ay nagwika:

—May lagnat ka Giselda.

—Sinasabi ko po sa inyong wala: ako po ay walang damdam. Datapuwa't ibig kong...

—¿Ano?... magsalita ka anák ko,

—Ibig ko pong mapagisa, sapagka't nakikita nanga ninyo, na sa lalong pinakamaliit na yanig ay sinusumpong ako ng nerbiyos at nakapipinsala po sa akin.

—¿At bakit di mo sinabi sa akin agad? Kung gayon, kita'y iiwan na, datapuwa't kung may kailangan ka, ay naririto ako sa malapit na silid.

—Salamat, aking iná; subali't wala po akong ibang ninanasa kungdi ang pagiisa at katiwasayan.

Di halos nagtatagal ang pagkalayo ng bulág ay tinakpan ni Giselda ng mga kamay ang kanyang mukha at kasakitsakit na mga himutok ang namumulas sa kanyang dibdib.

Si Giselda'y nahihintakutang manumbalik siyang mawalan ng bait, kung di nga sasapit na madali ang gabi.

Ang bawa't oras na nagdaraan ay parang pinaguulol ang panginginilabot niya sa kasalanang kanyang nagawa.

¿Nararapat kaya siyang magpatirapa sa paanan ng kanyang iná at ipagtapat ang lahatlahat? ¿Nararapat kaya niyang saysayin ang kanyang aklat ng buhay na napakaaba, nakasisirang puri at nakahihiya?

Kailanma'y di nararapat na magkagayon.

Mangyari na ang mangyayari'y lakas loob niyang titiisin.

---



# V



GUMAGABI na nang magbangon si Giselda sa kanyang hihigan.

Ang kanyang amá ay di pa umuuwi, at ang kaawaawang bulág ay di tumitikim ng anoman sa buong maghapon at nagdarasal.

Ginulat siya ng kanyang anák, sa pagkakaupo sa malapit sa mesa, na namumatla, nanglulumo at hawak sa kamay ang dasalan.

—Nanay—ang sambot na marahan ng dalaga.

Ang bulág ay nagtindig na balisangbalisa.

—Giselda—ang ipinakli naman,—¿nagbangon ka ba?

—Opo, mabuti na po ako, at di po ako mapanatag dahil sa inaalaala ko kayo. Sapagka't hindi kayo kumakain mula pa kaninang umaga.

—Wala akong gana namang kumain, maniwala ka.

Si Giselda ay nagdamdam ng parang iniinis ang kanyang puso ng kasakisakit, at ang kahi't isang patak na luhang malaglag sa kanyang mga mata'y parang apoy ang katulad.

—Ako'y inyong dinadaya lamang,—ang ipinakli

niya,—datapuwa't natatalastas kong kayo'y nagtitiis. Tutoo nga nanay, na ako'y hindi pa makabibili sa tindahan ng kinakailangan, nguni't gayun ma'y tatawagin ko si Julia sa durungawan at siya ang aking pakikiutangan ng loob na magdala rito ng aking kinakailangan.

—Paano, wala ka namang kuwarta. ¿Hindi ba kinuha ng tatay mo sa iyong lahat?

—Huwag po ninyong isipin iyan—ang itinugon ni Giselda.—Antayin—po ninyo ako sangdali.

At ang dalaga ay naparoon sa gawing bintana upang tawagin ang isang kapitbahay na madalas na tumutulong sa kanya kung may ginagawa siya.

Ang kapitbahay na ito ay balo, katamtaman ang gulang, lagi nang masayá, anopa't hindi naman masalita ó kaya pangahas.

Pagkarinig sa tawag ni Giselda, ay dalidaling dumungaw sa bintana at nagtanong ng:

—¿Anong ibig mo, aking giliw?

—¿Mangyayari ka bang lumipat dito isangdali?—ang isinaad sa kanya ng dalaga.

—Bakit hindi, ako nama'y walang ginagawa.

At halos di pa nakalalampas ang dalawang minuto, nang si Julia ay pumapasok na sa bahay ng kanyang kaibigan; at nagulat siyang lubha pagkakita niya sa dalaga, na kamunti nang makapagusisa dito kung ano mayroon.

Anopa't hinawakan siya ni Giselda sa bisig, at matapos maituro ang kaawaawang bulág, ay kinumpasang huwag magsalita.

—Tinawag kita—ang malakas na saad na nag-

pipilit upang huwag siyang mabuwal—sapagka't may kaunti akong dinaramdam lamang at kung mangyayari'y ipakibili mo kami ng mahahapunan.

—Iya'y walang anoman—ang ipinakli ni Julia, na walang humpay ng kamamasid na parang nanggigilalas sa mukha ng kanyang kaibigan:—datapuwa't masama ang nagawa mo nang di pagkatawag sa akin kanina pang maaga.

—Ngayon ngayon lamang bumangon—ang saad ng bulág.—¿Hindi ba Julia maputlangmaputla ang aking si Giselda?

—Hindi, hindi po naman gaano—ang itinugon ng balo.—Ipinalalagay ko, na sapagka't masama ang panahon ngayon ay walang sinomang hindi may karamdaman.

Ang lumanay ng pagkabigkas ni Julia ng mga pangungusap na ito, ay nagpatiwasay ng kaunti sa bulág.

Datapuwa't hindi sana magkakagayon kung kanyang nakita ang panginginig at ang walang patid na pagmamasid ni Julia sa mananahi.

Anopa't maawain pa noon si Bathala sa kaawaawang ináng yaon.

Makaraan ang isang oras, ang hapunan ay nahahanda na, datapuwa't ang matandang lalaki'y hindi pa dumarating.

Ang hihip ng hangin ay masasal na tutoo.

—Ngayong gabi ay magdaranas tayo ng kakikakilabot na panahon,—ang sambot ni Julia, na akma nang pauwi.—Ako'y matutulog na maaga, sapagka't inaakala kong kayo ma'y gayun din.

—Tunay nga—ang itinugon ni Giselda, na nagsisikap na maiwasan ang masusing pagmamasid ng kanyang kapitbahay.

Ito'y nagtungo sa kabahayan at nakangiting nagwika ng:

—Ako'y nagtataka; ¿wala ba kayong naaamoy?

—¿Na ano?

—Isang amoy dugo.

—Ako ma'y nakapupuna rin—ang ipinakli ng bulág.

Si Giselda ay di nakapagbigkas kahi't kaputok man.

Parang may isang kamay na bakal na pumipigil sa kanyang dila.

Ang sindak at katakutan ay nalalarawan sa kanyang malas; at nanginginig.

Salamat na lamang at ang balo ay walang iba pang napansin nang sangdaling yaon; siya'y nagmimithing makapagpahingang madali noon.

—Si Bobi—ang saad,—ay nakahuli marahil ng mga pusa; sinasabing lalong mabuti kaysa alamed. Ako'y hindi naman kumakain maging alin man sa dalawa. Sa lahat ng ito'y diyan na kayo, Giselda huwag ka sanang ganyan, magsayá ka, sapagka't ang mundo'y hindi pa naman natatapos.

At sabay ngiting muli bago nanaog.

Si Giselda, na kahima't walang gana, ay ininom ang isang basong alak sa isang lagok lamang.

Nangangailangan siya ng mga lakas, at talagang naubos nang lahat.

Nang mĝa unang oras nĝ gabi, ang amá ni Giselda ay dumating sa bahay.

Masayá siya at nagkakanta.

—Nĝayong gabi,—ang saad,—ay mangyayari ninyong ubusin ang lahat nĝ pagkain. Nasalubong ko ang isa kong kaibigan na siyang nagsama sa aking humapon. Masarap na hapunan, mĝa giliw ko. Subali't huwag ninyong hinagapin na ang gayo'y pinanglimos ko.

Pagkatapos, ay nagkanta ring nasok sa kanyang silid, naghubad, nahiga sa katre at sa loob nĝ ilang saglit ay naghihilik na nĝ malakas.





# VI



SI Giselda at ang kanyang iná ay natira pa ring nangakatayo ng may isang saglit, anopa't hindi binubuka kamunti man ang bibig.

Ang kaawaawang bulág, ay sapagka't nakahahalata na may ikinukubling bagay sa kanya ang anák niya; at ito naman ay sapagka't nangangambang ang kahi't anomang salita ay nagiging bunga ng kataksilan sa kanya, yaya nang ang kanyang pagdurusa ay nagaulol oras oras at lalong higit ang bigat.

Sa wakas ay nagwika ang dalaga nitong:

—Nanay, ipaghahanda ko na kayo ng sopas, ¿ibig ba ninyo?

—Wala akong ganang kumain ngayon anák ko.

—Makabubuti po sa inyo—ang maulit na ipinakli ng dalaga,—sa ganyang paraa'y matiwasay kayong mabuti sa pagtulog.

—Datapuwa't ayoko namang matulog ngayong gabi...

Ang dalaga ay nagdanas ng katakottakot na panglalamig ng buong katawan.

—¿Sa ano pong dahil, iná ko, at di ninyo ibig na matulog?—ang biglang winika niya.

—Aywan ko nga ba, datapuwa't mayroon akong isang nakikinikinita: para manding ako'y iyong kakailanganin.

Si Giselda ay nangitim sa sindak.

Ang nanginggitim na buklod na nakatatakip sa kanyang mga matá ay nagulol, nagpapakilalang labis ng kalagayang kakilakilabot ng kanyang kaluluwa.

Gayun man, ay naglakas loob at inaring parang biro ang kasasabi ng kanyang iná bago nagwika ng:

—¡Kaawaan ako ng Dios, nanay ko! hindi ko nga malaman kung bakit sinasabi ninyo ang papaganyan, ngayo'y mahusay na ako, at inaakala kong ngayong gabi'y makakatulog akong mabuti.

At pagyakap na pagyakap sa kaawaawang bulág, ay nagpatuloy ng aniya:

—Tayo na po, ibig ko na kayo'y maging masayáng katulad ko Pawiin na ninyo iyang malulungkot na mga guniguni at paunlakan ninyo sa akin ang sa inyo'y isinasamu ko. Ipagluluto ko kayo ng sopas at ibig ko na inyong kanin.

—¿Diyata't ibig mo?

—Opo, nanay.

—Kung gayon, hayo na't magluto ka.

Si Giselda'y dalidaling nagtatakbo sa kusina.

Ang bulág ay malungkot na napailing ang ulong nagbububulong ng aniya:

—Ang anák kong ito'y inuulol ako. May bahagyang ipinagkukubli sa akin. ¡Kung mangyayari ko nga lamang na makita! ¡Anong laking parusa para sa akin ng mga sangdaling itong pagkawala ng paningin!

Ang masasal na mga hampas ng hangin ay di pa rin tumitigil sa buong magdamag at niyuyugyog na maigi ang mga bintana, na siyang ipinaguulol pa mandin ng sindak ng kaawaawang babae na sa bawa't saglit ay napapabulong ang nanginginig niyang mga labi ng:

—¡Birhèng Iná ng Awa, sa iyo po ako nagkakatiwala!

Pamayamaya'y pumasok si Giseldang taglay ang isang pinggan ng sopas na umaasó.

Ang sawingpalad ay bahagya nang nakatagal sa pagkakatayo.

—Kumain na kayo, nanay, ako po ay tumikim na ng may isang tasa.

Ang mukha ng bulág ay nalarawanan ng kasiyahang-loob

—Mabuti ang ginawa mo,—ang itinugon ng bulág, samantalang inaabot ang pinggang idinudulot sa kanya.

Datapuwa't hindi pa man nakahihigop ng isang kutsara ay napahinto at nagwikang:

—Sa lasa ko baga nito'y mapait.

—Hindi po. masarap po ang aking pagkalasa

niyan, Kanin ninyo ng kanin, nanay, at nang makatulog kayong matiwasay.

Sumunod ang bulág, at pagkatapos na maubos ang nasa pinggan, ay nalarawan sa maitim na matá ni Giselda ang isang tilamsik ng kasiyahang-loob.

Isang oras lamang ang nakalilipas nang ang matanda ay sinumpong na ng mahimbing na tulog, át si Giselda'y napagisang ganap sa kanyang tahanan.





# VII



UMUGTOG ang ikalabing dalawa ng gabi.

—Ito nanga ang oras—ang naibulong ng sawingpalad.

Nagtalukbong ng isang panyong lana, binalot ang katawan ng makapal na kumot at binuksan ang aparador na kinatataguan ng balutan ng bangkay ng kanyang anák na babae.

Hindi nga sukat na maipagsaysay ang kaligaligan at balisang dinanas niya pagkahipo sa na turang bangkay.

Yao'y isang pangangatal na tutoong kakilakilabot, anopa't hindi nagtagal ng gaano maliban sa isang saglit lamang.

Kinalong nanga ni Giselda, anopa't nangangatal ang katawan at sisikdosikdo ang dibdib, yaong bangkay na nababalot.

¿Ano kaya ang nangyayari sa kanyang diwa?

¿Hindi kaya nababalisa ang kanyang sarili ó pangatawanang tinitigasan niya sa ilalim ng udyok ng kanyang pagkabigla ó pagkabaliw?

Hindi nga natin matataho at walang diiang sukat na makapagsulit.

Ang katotohanan ay nagsindi si Giselda ng isang kandila, pinatay ang ilaw na nasa ibabaw ng mesa, at matahimik siyang lumabas sa tahanan, binuksan ang pinto na patungong hagdan, iniwang lapat din bago lumuwal ng lansangan.

Ang panahon ay kakilakilabot.

Ang masasal na hihip ng hangin ay parang nagbubulong sa mga tainga ni Giselda ng mga kasakitsakit na himutok ng paghihirap.

Ang dalaga'y napahinto sa may pintuan ng daan, at nagmasid sa kaliwa't kanan, kung may sinomang mangyayaring makamatyag sa kanya.

Datapuwa't sa kaisang oras na yaon at sa panglaw ng gabi ay mahirap na tutoong magkaroon ng mga naglalakad.

Ang lansangan ay ganap na ganap na malungkot at wala isa mang taong lumalakad.

Si Giselda'y nagdudumaling nagtungo sa gawing Arno.

Ang sinomang makamamalas sa mukha niyang balisa, na nagniningning, pasulyapsulyap at hindi mapanatag na parang may kinasasanhiang bagay na di pangkaraniwan, ay sapilitang maghihinala na may kahulugan sa babaing iyon ang kanyang pagkakagayon.

Ang landas niyang dapat na tahakin ay hindi naman kahabaan, anopa't ang hakbang ni Giselda'y napapadalas sa bawa't saglit.

Sa dikawasa'y dumating siya sa dalampasigan ng Arno.

Ang ilog ay laki at ang tubig ay tumatakbo sa ilalim ng arko ng tulay, kaya't nagsasagawa ng isang ugong na basag at panay.

Ang dalaga'y nagmasid muna sa kanyang paligid at sa pagmamasid niyang iyo'y para manding napagiisa siya.

Kaya't ang ginawa ay sinambot ang balutang daladala niya sa ilalim ng malaking panyo, at sa isang kisap mata ay inihagis sa ilog.

Datapuwa't ng mga sandaling yaon ay parang nakaramdam ng ingay ng mga yabag sa gawing likuran niya.

Lumingon siyang dalidali at sabay sigaw ng matili.

Nabanaag niya ang isang anino na sa kanyang wari'y iumalapit sa kanya.

Yao'y isang lalaki, anopa't hindi niya napagsinong mabuti ang taglay na pagmumukha.

Sinapantaha niyang kinapos siya ng palad.

Ang lalaking yaon ay siyang naging saksi sa kanyang kasalanan.

Gawa ng malaking katakutan niya at sa lalong malaking pagkasawi niyang palad, ay nagtatakbong animo'y isang baliw sa gawing lansangan ng Serrallos.

At sa wari niya'y sinusundan siya.

Nararamdaman niya ang mga yabag ng lala-

king yaon na naglalakad sa gawing likuran niya.

Kung gaano kalakas ng takbo niya, ay gayun din ang kanyang pagdudumaling mapanatag ang kanyang pagkaligalig, na walang ibang nasa sa sa isip kungdi yaong lalaking sumusunod sa kanya'y di napagmalas na mabuti ang mukha niya, sapagka't inaakala niyang ang malaking panyong lana na nakababalot sa kanyang ulo ay natatakpang mabuti at mahirap siyang makilala.

Kinakailangan ngang kung sinusundan siya ng lalaking yaon ay maikubli niya ang kanyang mga bakas upang huwag siyang makilala.

¡Oh! kung makukuha nga lamang niyang makaliko sa kabaluktutan ng lansangan at makauwi sa kanyang bahay ay wala siyang malaking ikababalisa ng loob.

Si Giselda ay nagdudumaling masakit, ang lagnat ay nagpapahirap sa kanya, humihingi ng tulong sa Diyos upang iligtas siya, nang sumapit siya sa pook na kanyang minimithimithing labis ay hindi na nga siya makatagal.

Napaluhod na siya; at kung ang lalaking yaon ay sinusundan pa rin siya, ay walang pagsalang aabutan.

Ipinikit nga ang mga mata at pagkatapos ay naghantay.

Datapuwa't walang ingay nang napakinggan siya; tangingtangi lamang ang hangin na patuloy ang paghihip ng malakas.

¡Hindi kaya siya namamali!

Anopa't wala siyang buong akala kungdi isang lalaki, ¿yaon kaya'y isang malikmata ng kanyang nahihibang na panimdim?

Nagtindig siya sa pagkakaluhod sa ilalim ng isang tahasang pagpipilit at lakas loob, at bagaman noo'y nagtitiis siya ng kasakitsakit subali't hindi niya mawaring tunay ang kanyang ganap at wagas na pagdurusa.

Mahigit sa sampung minuto ang nakalipas muna bago nakarating siya ng kanyang tahanan.

Nanginginig na sinambot ang kandila, sinindihan, umakyat sa hagdan at nangyari siyang nakatuloy sa kanyang silid nang wala mang nakasalubong na sinoman, at kahi't lagitik ma'y di nangyari sa paglakad.

Nahiga si Giselda at karakarakang sinumpong siya ng isang matinding pagaapoy ng katawan na may kalakip na isang katakottakot na pagkahibang.

Kakilakilabot na mga pangarap ang bumabalisa sa kanya.

Parang nasusurot sa kanyang mga paninging kapara ng pagkakita niya nang sandaling sakalin at inisin ang kanyang anák.

Para din niyang namamasdan nang katulad ng pagkakatago sa aparador na nababalot niyong mga basahang tigmak ng dugo.

Parang nasasangab niya ang amoy bangkay na

nakalutang sa tubig, at naririnig niya ang mga hakbang niyong lalaking nasa sa kanyang likuran at sumusunod.

Nagsisisigaw siyang paos ang tinig na hindi makapagsalita: para siyang nagagapos, anopa't hindi niya mawari kung saan siya naroroon, at nagbibigkas siya ng mga salitang walang katuturan sa ilalim ng mga katatakutang likha ng malabis niyang kahibangan.





# VIII



DUMATING sa di kawasa ang kinabukasan. Ang matandang lalaki ay nagbangon, at pagkatapos na matawag ang bulág, na hindi naman nagising, ay nagtungo sa silid ng kanyang anák, anopa't nagbubulong ng aniya:

—Kinakailangang bigyan ng isang kaparusahan. Sa ganyang paraan ay di mamimihasa.

Datapuwa't pagsungaw sa silid ay kaunting-kaunti na lamang upang mapasigaw ang langó sa panggigilalas.

Nakahandusay sa ibabaw ng hihigan si Giselda, mapulángmapulá ang mukha, ang tingin ay pagagala, at walang lubay na nilalamuray ang isang pirasong basahan, at nagsisisigaw ng:

—¡Kung ako ang gumawa, ay ako nga, ako, ako ang isang babaing tampalasan!

—¡Diyata't ang batang ito'y nabalik na naman sa pagkabaliw!—ang biglang nawika ng amá.

At pagkalapit sa hihigan, ay nagpatuloy ng aniya:

—¡Giselda! ¡anák ko!

Datapuwa't ang dalaga'y hindi sumasagot

Ang kanyang malas na naghahayag ng sindak at pagngangalit, ay parang napapako sa isang sulok, samantalang nilalamuray sa mga kamay ng buong pagngingitngit ang susón ng hihigan.

Ang matandang lalaki, dahil sa kagiklahanan, ay tinawag ang kanyang asawa, tumawag sa mga kapitbahay, at di naman natagalan at nagsidating sa siping ng hihigan ni Giselda ang ilang mga babae na walang malay gawin at walang pahinga ng usapan hinggil sa kanilang nakikitang kilos ng maysakit.

Samantala naman ay nahayag at kumalat ang balitang sa paligid niyong Arno ay nakasumpong ng bangkay ng isang sanggol na kalalabas lamang sa maliwanag, at nagtataglay ng mga bakas ng pagkainis.

Ang bangkay ay dinala sa kagawaran ng mga pulis.

Ang di mabilang na mga taong nagkakatipon sa malapit sa tulay na nagsasangusapan hinggil sa kakilakilabot na pagpatay at paglapastangan sa buhay ng walang malay na bata, ay di naghuhumpay ng kasusumpa sa malupit na ináng may kagagawan ng gayong katampalasanan.



IX



SA ¿paanong kaparaanan at natuklasan ang bangkay?

Makaraan ang ilang sangdaling maitapon ni Giselda ang nakabalot sa mga tubig ng Arno, ay isang maginoo, na nakasuot ng magara, ang humarap at nakipagkita sa kagawaran ng mga pulis sa purok ng tinatawag na *Santo Espiritu.*

Nasumpungan nga niya kapagdaka ang pinuno at sinabi dito ng walang ligoy itong:

—Sa akala ko po ay saksi akong maituturing sa isang katampalasanan.

Ang pinuno'y minasdang mabuti ang maginoo at saka tinanong:

—¿Saan nangyari ang katampalasanang iyan?

—Sa malapit po dito.

—Kung gayo'y tayo na po ngayon din sa pook na pinangyarihan.

—Hintay muna kayo: baka sakaling ako po lamang ay nagkakamali. Ang unaunang dapat kong gawin ay ang sabihin sa inyo ang aking nakita.

Bagaman nagalinlangan ang pinuno na ang ma-

ginoong iyon ay isang pangarapin, ay pinaupo bago pinagwikaan ng:

—Maupo kayo at saysayin ninyo sa harap ko ang inyong nakita; ako po naman ay natatalagang makimatyag sa inyong sasabihin.

—Ako po ay galing noon sa teatro,—ang saad ng maginoo,—tinatahak ko po ang tulay ng Carraia, at pagbalik ko sa kaliwang banda upang tumungong Lungarni, na uuwian ko, ay namataan ko po sa di kalayuang agwat sa kinadoroonan ko, ang isang babaing nagtutumulin at walang kahintuhinto hanggang sa sumapit sa dalampasigan ng ilog. Ako po ay napatigil, sapagka't sumaksak sa aking gunita ang isang malungkot na guniguni. Sinapantaha kong isang sawingpalad na walang naisip sa buhay ng gabing iyon kungdi ang humanap ng lunas sa kanyang mga pagdurusa, na ito'y dili iba kungdi ang gawang pagkitil sa sariling buhay. Kaya nga po, kahima't sa laot ng mapanglaw na kadiliman, ay sinubukan ko ang mga kilos ng natutang babae na nahahandang ngang lapitan ko siya at pigilin sa unang bugso ng kanyang pagtatangkang magpakamatay. Datapuwa't siya'y patuloy sa anyong walang kakibokibo sa tabi ng brandilyang malapit sa ilog. Gaya ng dapat ninyong mabatid, ay di ko nga po makuro na sa gayong kaisang sangdali ay magkakaroon ng adhika ang babaing iyong maglibang sa pagmamalas sa takbo ng tubig, at daluhong na daluhong nga sa nasabing tubig nang makita kong itaas ang mga bi-

sig at ipukol sa ilog ang isang bilot na taglay sa kamay.

Ang pinuno'y kinilabutang mabuti nang marinig ang gayong saysay.

Ang nagsasalita'y nagpatuloy:

—Ako po, na sumunod sa kanyang taglay ang masid ng panunubok sa kagagawang yaon, ay lumapit pa ako ng isang hakbang, datapuwa't naramdaman ako ng babae, sapagka't lumingon, kaya't sumigaw na bigla ng matili at dalidaling nagtatakbong animo'yisang baliw ss patungong daang Serrallos, kaya't di ko napagmasdang mabuti ang mukha at tu'oy nawala nanga sa kadiliman. Dahil sa malaking pagkasindak sa aking namalas na iyon, ay di ko inisip na sundan siya, anopa't lumapit ako sa may brandilya ng ilog na pinanggalingan at nagmasidmasid din ako. Sa pagmamasid kong ito'y namataan ko ang isang balutang puti na lulutanglutang sa ibabaw ng tubig, at bubunggobunggo sa tukod ng tulay, at yayamang inisip ko na ang gayo'y mangyayaring maging katunayan ng isang gawang katampalasanan, kaya't sa halip na umuwi ako ng aking bahay, ay minagaling ko po ang pumarito upang ipagbigayalam sa inyo ang nadungawan ng aking mga mata.

—At mabuti po ang nagawa ninyo, maginoo—ang sambot na bigla ng pinuno na taglay ang di maulatang kasiglahan,—at pinasasalamatan ko po kayo ng labis at labis. Paroroonan po namin ngayon din upang makita ang kaliwanagan ng hiwagang iyan.

—Sasamahan ko po kayo—ang ipinakli ng maginoo.

Ang pinuno na kaalakbay ng mga pulis at ng nagsumbong, ay nagtungo sa pook na sinabi nito na 'kinakitaan ng nabanggit na pangyayari: siniyasat ang tubig sa gawing yaon, datapuwa't nang maguumaga na lamang nila natuklasan ang maliit na balutan, na naiipit sa dalawang bató, sa ilalim ng arko ng tulay.

Pagkakuhang pagkakuha sa tubig, nang mabulatlat ang balutan, ay nasumpungan nila ang bangkay ng isang sanggol na bagong panganak.

—¡Ah, ináng walang puso!—ang nawikang dagli ng maginoo,—¡Ngayo'y nagsisisi ako nang di ko pagkapigil sa kanya nang mga sangdaling yaon.

—Huwag kayong magalaala—ang saad ng pinuno,—walang pagsala na mahuhuli rin ang may kagagawan niyan.

At pagkatapos ay ibinigay ng maginoo ang kanyang pangalan; siya'y isang taong tutoong tanyag sa siyudad.

—Kung makatutulong po ako sa inyo sa mga paghanap ninyo—ang saad na nagpapaalam ng maginoo sa pinuno,—ay maaasahan ninyo na buong pagkukusang isasagawa ko, kaya nga po mula ngayo'y nahahanda ako sa magiging kapasyahan ng maykapangyarihan.

Nang araw ding yaon ay natagpuan ng maykapangyarihan ang bakas ng ináng kalupitlupitan.



# X



NTIUNTI nang gumagabi.

Si Giselda ay napanatag na at tila mandin lubhang matiwasay.

Ang bulág ay nakaupo sa ulunan ng kanyang anák at ang matandang la ngó, ay di umalis ng bahay, na ito'y di karaniwang mangyari sa kanya.

Patuñgo ito sa kusina, nang walang anoano'y may tumawag ng malakas sa pintuan.

—¡Sino kaya iyan!—ang naibulong.—¿Ilan kaya sa mga mangaabala lamang?

At paglapit sa pintuan ay karakarakang binuksan.

Datapuwa't bigla s'yang napabalik, na maputlangmaputla at di magkamayaw, sapagka't nakita niyang pinuno ng purok, na kasunod ang ilang mga maykapangyarihan at mga kapitbahay na pawang kinayag ng malaking pagkakamangha.

—¿Ano po ang ibig ninyo?—ang pauntoluntol na usisa ng matandang lalaki.—Marahil ay nagkamali po kayo sa bahay na inyong hinahanap.

—Hindi po, ginoo,—ang itinugon ng pinuno,—

dito po kami talagang paririto... ¿Mayroon po kayong anák na nagñgañgalang Giselda?

Ang matandang langó ay napaluksong biglang animo'y nakatungtong ng isang ahas.

—Talaga po namang nalalaman ninyong mayroon—ang ipinakli,—¿datapuwa't ano po mayroon kayo sa aking anák?... Bukod po sa rito'y may karamdaman siya.

Ang pinuno ay nangiti.

—Siya pong tutoo—ang ipinagsulit na nasok sa kabahayan na sinusundan naman ng mga kagalawad ng pulis.—Samahan ninyo sila sa kinadoroonang silid ng inyong anák.

Ang matandang lalaki ay pinagapuyan ang kalooban ng malaking kagalitan.

—¡Samahan ko sila sa kinadoroonan ng aking anák! Tinututulan ko po ang ganyang kapangahasan. Hindi ko po mapababayaan ang ganyang kalapastanganan sa aking tahanan, at tinatawagan ko ang nangariritong mga kapitbahay, na siyang magiging saksi ko.

Isang bulungbulungang nagngangalit ang namutawi sa lipon ng mga kapitbahay, na ang ilan ay ganito ang sinasabi:

—Hindi nararapat na maging ganyan ang pagpasok sa bahay ng isang taong marangal. Si Giselda nga ay maralita, datapuwa't walang makapagsasabi ng anoman laban sa kanya. Nagpapakamatay sa paggawa upang mapakain lamang ang kanyang iná.

—Hindi po siya masamo, at lalu ngang ma-

buti kung siya'y walang malay,—ang isinaad ng pinuno.—Kami po ay naparito upang tumupad lamang sa aming katungkulan.

—¡Sa inyong katungkulan! ¿Datapuwa't sino po ang nagutos sa inyo na pumarito? ¿ano po ang ginawang sala ng aking anák?

—Bayaan ninyo ako na makipagusap sa kanya at saka ninyo malalaman—ang ipinakling taglay ang gahasang kilos ng pinuno.

At kahima't gayun na lamang ang pagtutol ng mga kapitbahay ay di napigil at nagtungo rin sa kinadoroonan ni Giselda.

Ang bulág, na nagiklahanan sanhi sa kaingayang napapakinggan, ay lumabas na naguusisa ng aniya:

—¿Ano bang inyong ginagawa? ¿hindi ba ninyo nalalaman na si Giselda ay natutulog? *

Ang pinuno na di nakatiis sa gayong saad ng buláyears ay tumugon ng ganito:

—Ipagpatawad ninyo ang ganito, datapuwa't kinakailangan lamang po na makita ko ngayon din ang inyong anák.

Ang bulág ay napagulat.

—¿Sino po ba kayo?—ang usisa.

—Sila ay pinuno—ang sambot ng kanyang kasi, na kilala ko.

Ang bulág, na nababalisa ang kalooban, ay itinaas ang bisig, na akmang hinaharang at ayaw papasukin ang pinuno.

Ito'y nagpilit ng buong pagaamoamo, at noon

di'y minasdan ang matandang lalaki naman at sinabi sa kanyang:

—Huwag na sana kayong magsasalita, ó kung hindi'y sasamain kayo. Sigurong kayo'y kasabuwat sa kasalanan ng inyong anák.

Pagkarinig ni Giselda sa gulo at kaingayang yaon ay nagising.

Hindi na siya nilalagnat, at mayroon nang lubós na katiwasayan ng sarili.

Pagkakita ng isang lalaking nasa malapit sa kanyang hihigan at sa pintuan ay may iba pang marami, ay napasigaw na bigla, sapagka't sumaksak nanga sa gunita niyang marahil ay naging tutoo ang kanyang pinapangarap na kapanganiban.

Datapuwa't gayun ma'y naglakas loob siya, bagaman nahihintakutan, kaya't nagsalita ng:

—¿Sino po kayo? ¿ano po ang inyong gusto?

—Ako'y isang pinuno ng pulisya at naparito ako upang manuparan sa isang mabigat na tungkulin, anopa't makabuluhan. Magtindig kayo at sumama sa akin.

—¡Sumama sa inyo! ¿Bakit po? Hindi ko po mawari kung anong dahilan.

—Mawawari ninyo, kung sabihin ko sa inyo na noong nagdaang gabi ay may isang sumunod sa inyo.

Isang kakilakilabot na panginginig ng katawan ang naghari sa katawan ni Giselda, kaya't gayun na lamang ang paglalangitngit ng mga ngipin.

—Isang kabulaanan, isang kabulaanang di karapatdapat.

Nangiti ang pinuno nang marinig ang ganitong mga pangungusap ng dalaga, at pagkatapos ay nagwikang taglay ang mabalasik na tinig:

—¿Ipinagkakaila ninyo na kahapon ay nanganák kayo ng isang sanggol na babae na matapos ninyong mainis ay itinapon ninyo sa ilog Arno?

Sa ganitong sumbong na isinagawa ng buong liwanag, ang bulág, na walang kaimikimik, ay hinawi ng buong pagpipilit ang taong nagkakatipon doon at lumapit sa hihigan.

—¡Oh iya'y isang malaking pagsirang puri!— ang biglang sambot,—¡tunay, isang pagsirang puri! Sumagot ka, Giselda, sabihin mo sa taong iyan na sila'y nagsisinungaling, na ikaw ay isang dalagang may puri. !Diyata't ikaw ay magiging iná... at iná pa namang tampalasan. ¡Oh tunay na kami'y tututol sa ganyang kakilakilabot na paratang!

Anopa't ang mga kapitbahay ay di na nagbubulungbulungan, at nagbago na ang sigla ng kanilang mga mukha.

Matagal nangang panahon na si Giselda ay nagtataglay ng isang kaugaliang kakaiba at katakataka, mahiwaga, at hindi nga nila mapatunayang gaya ng unang siya'y lubós na walangmalay; bukod dito'y, naaalaala nila yaong mga pangungusap na binigkas niya ng kasalukuyang nahihibang at gayon na lamang ang panggigilalas ng kanyang amá.

Si Giselda'y nangitim na animo'y isang patay at hindi makapagbigkas ng anoman na siyang pa-

mukaw sa paniwala ng mga taong doo'y nagkakatipon, at nagpapanglumo sa kanyang iná, na nakapatong ang mga kamay nito sa ulo niya at naghihimutok ng:

—¡Oh! nguni't ito'y nakakikilabot... ¡Wala kang iminamatuwid... walangwala!... Walang sinomang nagtatanggol sa iyo... ¡Magsalita ka, Giselda, magsalita ka! ¿hindi mo ba nababatid na iyang di mo pagimik ay nagpapasakit sa akin at ikamamatay ko?

Si Giselda'y di pinakikimatyagan ang mga pangungusap ng kanyang iná, sapagka't sa pagkakatakip ng mga kamay sa kanyang mukha ay parang hindi siya nakamamalay pagkatao.

Anopa't ito'y nangyari sa loob ng isangdali lamang.

Itinaas na bigla ang ulo, at nagliliyab ang paningin at namumula ang mga pisnging nagaisiaw ng aniya:

—¡Oo, tunay, pinatay ko nga ang aking anák at itinapon ko sa ilog!





## XI



NG sumunod na pangyayari sa paghahayag na ito ay kakilakilabot.

Itinaas ng bulág ang kamay na parang isang tanda ng pagsumpa, datapuwa't ang kanyang mga labi'y hindi makapagbigkas ng anomang panunumpa, at bago siya nasaklolohan ng doo'y nagkakatipon ay nakandusay muna sa sahig na di makamalay pagkatao.

Ang matandang lalaki ay dinuhapang na biglang animo'y tigre ang anák niyang si Giselda, at niliglig na animo'y hayop, bago sumigaw ng:

—¡Ah, timawa! ¿Ikaw pala ay nagkaroon ng kasintahan? Magsalita ka, ¿Sino iyang tampalasang pumaslang sa iyong puri? ibig kong malaman ngayon.

Si Giselda ay nakapikit ang mga matá, nagkakadaop ang mga labi at di nagtataglay ng bahagyang paghinga, disi'y hihinalain ng makamamalas sa kanyang isa siyang patáy.

Ang matandang lalaki'y nagpatuloy:

—¡Sumagot ka, sumagot ka! ¡Ah! ang walang

hiya, na kunwa'y di pinapansin ang lahat at aayaw na makarinig ng salitang pagibig bago'y mayroon palang nakukubling kasintahan.

—¡Datapuwa't alangalang sa kinamatayang krus ng Diyos ay sabihin mo sa akin ang kanyang pangalan, upang bugbugin ko ng gayon na lamang!

Si Giselda, na di kumikilos sa hihigan, na nanglilinaw ang paningin at nakatikom ang bibig, ay parang di naririnig ang kahima't isang salitang binibigkas ng kanyang amá, anopa't ito'y patuloy ang pagliglig ng walang taros sa kanya.

Tinapos nanga ng pinuno ang gayong pangyayari.

Ang matandang lalaki ay inilayo doon ng dalawang guwardiya, at ang bulág ay dinala naman sa kabilang silid ng mña ilang babae na nagnukol ng malulupit na malas kay Giselda, samantalang sa labas ng bahay ay tinutungayaw at binabantaan ng karamihan ang tampalasang natáy ng kanyang anák.

Kung hindi lamang nasasaway ng pinuno at ng mga guwardiya, ang lahat ng mga babaing doroon, na mña ináiná ang karamihan, ay gugumuking walang pagsala ang dalaga at hahatulan na nila ng mabigat ng parusa sanhi sa katampalasanang ginawa.

Ang kasalanan, sa kanyang sarili, ay nagbibigay kilabot; datapuwa't yaong sa babaing mananahi ay lalu pa ring dakila at mabigat, sapagka't naghahayag na maliwanag na isinagawa

ng pinagisipisip muna sa loob ng mahabang panahon.

¡Paano siya natutong magdaya sa madla!

At isipin na lamang na nang umagang yaon ay marami ang naaawa sa kanya sa akalang siya'y may karamdaman dahil sa paggawa sa boong magdamag.

¡Oh! isang tampalasang nilalang dito sa mundo na di sukat kahabagan at patawarin ninoman.

¡Datapuwa't sino kayang lalaki ang nagudyok sa kanya upang magsagawa ng gayong kasalanan?

Wala ngang sinomang makapagsabi, sapagka't walang sinomang nakakita.

—¡Mahusay na magparaan!—ang ipinakli ng isang babaing kapitbahay,—¡anong buting gumawa ng komedya!

—Ako'y masama—ang salita ng isang babae, —datapuwa't ibig kong mabaon siya ng buhay. ¡Patayin ang kanyang anàk! ¡isakalin at inisin ang isang walang malay! Mababangis mang hayop ay di gumagawa ng ganyan!

Ang pagsisiyasat na ginawa sa silid ni Giselda, ay siyang isa pang nagpatutoo ng kasalanan nito; datapuwa't gayun man, ay di nakasumpong kahi't isang titik man lamang ó tandang naghahayag ng hinggil sa lalaking naging kasabuwat sa kakilakilabot na kagagawang yaon.





## XII



ANG manaog si Giselda sa kanyang babahay, ay di mabilang na mga sumpa ang umalingawngaw sa harap niya, at maraming tao ang nagsisunod sa karwaheng kanyang kinalululanan na patungong pagamutan ng bilangguan.

Anopa't siya'y di nagpapakita ng anomang pagkabalisa: parang walang pangdamdam, walang imik, at nanglalamig na animo'y tingga.

Hindi nga pinapansin ang bawa't sabihin at iukol na salita sa kanya ng pinuno.

Hindi nga siya tumutugón kamunti man si Giselda.

Parang natilihan lamang nang ilagay sa kanyang harap ang bangkay ng anák niya.

Isang matinding panginginig ang nangyari sa buo niyang katawan, malalamig na pawis ang natigmak sa kanyang noo, at sa pamamagitan ng isang nagngangalit na sigaw ay naghimutok ng aniya:

¡Alisin ninyo iyan dito! ¡Hindi ko ibig na makita! ¡Ayoko, ayokong makita!

—¿Pinatitibayan ninyo ang inyong salaysay?—

ang itinanong sa kanya.—¿Kayo nga ang pumatay sa batang iyan?

—¡Oo, ako, ako nga ang pumatáy¡ ¡Gawin ninyo sa akin ang gusto ninyong gawin, datapuwa't alisin lamang sa harap ko ang bangkay na iyan!

—Sabihin ninyo ang pangalan ng taong nagudyok sa inyo upang isagawa ang kasalanang iyan.

—Walang sinomang iba pa; ako lamang magisa, ako lamang magisa ang siyang nagsagawa niyan.

—Sabihin ninyo ang pangalan ng inyong kasintahan.

—¡Hindi ko masasabi kailanman! ¡Talagang kailanman ay di ko masasabi! Mapapagod lamang kayo ng paguusisa sa akin, sapagka't anoman ang pangyarihan ay di ko sasabihin.

Ang dibdib ni Giselda ay malakas na tutoo ang tibok, at ang galit na nalalarawan sa kanyang nagniningning na matang maitim ay kakilakilabot.

Apat na araw na sinkad na namarati siya sa pagamutan ng bilangguan, na natatanurang mabuti.

Ang hukom na tagapagsiyasat ay kinunan siya ng tanong, at kahima't pinatunayan nito at ikinumpisal sa pagsasalaysay ang kanyang sala, datapuwa't nang usisain sa kanya ang pangalan ng kanyang kasintahan ay di ipinagtapat.

Nang magaling na si Giselda ay ipinasok nanga sa piitan, anopa't di man tumanggi kamunti man, ó nagtangka kayang tumutol ó mangatuwiran.

Ang tanging hinihiling niya pagpasok sa bilangguan ay ang mangyaring makita ang kanyang iná.

Datapuwa't sinabi sa kanya noon din ang kakilakilabot na katutohanan. Ang kaawaawang bulág ay namatay sa dusa at kahihiyan, sa matinding dagok ng sakit na naghari sa kanyang puso sa kasindaksindak na pagkatuklas na yaon.

Pagkarinig ni Giselda ng gayong balita ay nawalan ng pagiisip.

Sa loob ng ilang oras ay naggugulong siya sa sahig, nagsisisigaw ng mga salitang walang katuturan, nilalabnot ang buhok at inihahampas ang ulo at dibdib, na halos magpakamatay na lamang sa hinagpis.

Pagkatapos, ang gayong bugso ng sumpong ay siya ring nagpatiwasay sa kanya.

Anopa't ang panunumbalik na muli ng nagulo niyang gunamgunam ay nagdulot sa kanya ng isang parang panglulupaypay, at siyang naging dahil ng parang bahang luha na natak sa kanyang mga matá.

Ang mga luhang yaon ay siyang kaunaunahan at tunay sa mula't mula ng kanyang pagtangis.

Bahagyang nalunod ang kanyang puso, datapuwa't noon din ay naghahari sa kanyang isip ang isang kabalisahang di pangkaraniwan.

Higit kaysa nang nagdaang araw ang pagkakagunita niya sa kanyang sala.

Marahil nang mga sangdaling yaon ay sumusurot sa kanyang gunamgunam ang mga unang hakbang na ginawa niya, na ang wakas ay naging isang mabigat na kasalanan.

May mga saglit na hinihiling niya ang kamatayan, nagsisisi siya sa kanyang nagawang sala. humihinging kapatawaran sa kanyang iná, dahil sa pagkamatay nito sa nagawa niyang kamalian. At tumatangis ng kasakitsakit at dinadagukan ang dibdib, at ang kanyang pagdurusa ay naguu'ol ng labis.

Anopa't sa kabila ng lahat niyang mga paghahayag na ito ng isang matinding dusa, ay hindi niya nasunduang mapalambot ang loob ng alinman sa mga nagtatanod sa kanya, sapagka't hindi niya natutuhang matuklas maging ang kanilang puso, maging ang kanilang habag.

Nagdaraan ang araw at patuloy rin ang pagsasakdal.

Isa sa pinakamahusay na manananggol ang nangatawan sa pagtatanggol sa salarin, na marahil ay kinayag ng mga kabigatang pangyayari na idinudulot ng sakdal na yaon.

Subali't gayon man ay walang napagsapit ang pagtatangka nilang ipagtapat ni Giselda ang istorya ng mga pagibig nito ó ang pangalan kaya ng kasintahan, ó ang mga gawaing una sa pagkakamit ng kasalanan.

—Ako'y salarin—ang sinasabi,—parusahan ninyo ako ng nararapat sa akin; ako lamang ang siyang dapat na magdusa sa aking katampalasanan.

Hindi nga nangyaring nakunan siya ng iba pang pagtatapat.

Sumapit ang isangdali na hindi na siya nag-

hihimutok, mahabang oras na di siya kumikilos, malamig, namumutlang animo'y isang matuwid na kahoy.

Hindi na lumuluha, hindi na nanglulupaypay, para manding ganap na ganap nang humahanda sa kanyang kahihinatnan.

Isang araw ay tinanong ng manananggol kung siya'y nalulumbay.

Anopa't isang masid na nanggigilalas ang iginanti, isang bahagyang ngiti sa kanyang mga labi at banayad na iling ng ulo.

Ang babaing vaon ay isang bugtong na di sukat mabigyang kahulugan. Subali't yayamang di siya tumututol sa kanyang sala, ¿ano pa kaya ang gagawin ng mga hukom?

* * *

Sa di kawasa ay dumating ang araw na itinakda sa pagsusulit ng babaing mananahi sa harap ng hukuman.

Isang pulutong na mga tao, na nagmimithing makapanood sa magiging kahanggahan ng nasasakdal sa loob ng paglilitis, ang mula pa ng mga unang oras ng umaga'y naroroon na at nagaantay sa pagsisimula ng paglilitis.

Sa gitna ng gayong di mabilang na nagkakatipon, ay marami ang mga kapitbahay ni Giselda; ang kanyang mga kaibigan ng una ay naroroon din at pawang naging kaaway niyang lahat.

Walang sinomang mahabag sa kanya, sinoman

sa naroroong mga kaibigan niya'y walang isamang nalalaang magtanggol sa kanya.

Nang mabuksan ang pinto ng Hukuman na tiaatanuran ng mga bantay, ay karakarakang napuno ng mga taong nagaantay, ang maluang na salas ng panooran.

Sa isang kisapmata, ang lahat ng mga sulok ay natigib ng mga manonood, ang lahat ng salas na di ginagamit ay napuno rin ng halos nagkakadagandagan at nagkakasiksikang mga tao, na animo y magsisipanood ng isang bantog na dulang bago pa lamang itatanghal.

At ang katotohanan, ang paglilitis sa kasalanan si Giselda ay nagtataglay ng mga pangyayaring kakilakilabot kaysa mga dula na itinatanghal sa mga dulaan.

Maging sa mga tagóng silid, maging sa mga ibang upuan sa salas ay punongpuno ng mga babae.

"At ipahintulot ninyo sa akin sa sangdaling ito ang bahagyang pagputol ko sa paguulat ng kasaysayang ito, sapagka't ibig kong saysayin ang di pangkaraniwang aking namasdan.

Hindi ko nga nangyari ó mangyayaring malirip kung paano ang babae, iyang nilalang na pinakatangi, na sa kanyang sariling I kas ay maging matatakutin at mahina, na nil kha lamang upang maging maramdamin at nabubukod sanhi sa kaibhan ng kanyang mga mithiin, ay mangyaring magkasamang tulad noon at makadalo upang matilt ng sa magsisipanood sa paglilitis na iyon.

Ipinagtatapat ko nga na miminsan pang bugso sa tanan kong buhay na dumalo sa salon ng hukuman, dahil nga lamang sa udyok ng malaking panggigilalas, sa madaling sabi'y sa pangangailangang likha ng tungkuling pagkamanunulat na magmasid sa isa sa mga kuwadro ng kabuhayan sa kapisanan. Anopa't kahima't atas ng ganitong pangangailangang likha ng sariling hilig na gawain, ay hindi ko nakuhang makatagal doon ng humigit sa limang minuto. Naramdaman kong parang naiinis ng katakottakot yaring puso at di ako makahinga na parang nalulunod.

Ang nasasakdal ay isang babae: ito'y tumatangis, naghihimutok ng kasakitsakit, inihahampas ang ulo sa kinasasandalang likmuan, naghahayag ng kanyang kawalangmalay at nakahahabag, na kalulungkot at nakatutulo ng luha ang kanyang anyo

Nguni datapuwa't sa gitna niyong karamihang kinadoroonan ko, ay mayroong di mabilang na mga binibining nauukol sa mabuting kapisanan, na kasama ang kanikanilang mga ináng nagsidalo sa panooring yaon na walang ibang adhika kungdi ang magmasid lamang, at para manding binibilang nila ang bawa't luha, ang bawa't sigaw, ang bawa't himutok ng salarin, na di naman ipinagdaramdam ng kanilang puso.

Datapuwa't dito ko na tatapusin ang aking pagsasalaysay, sapagka't nangangamba akong madamay sa kagalitan ng mga may mainit na kalooban sa ponoonod ng mga paglilitis sa mga hukuman.

Ako'y isang babaing manunulat na sa halip na magtanggol ng ganitong kaugalian ay bagkus humahatol; isa ngang babaing manunulat na nananalig, na ang marupok na uring kinauukulan, ay mangyayaring maging lalong walang puri marahil kaysa na sisidalo sa ganyang mga panoorin, lalong malupit kaysa uring malakas."

Tinangka nga ng una na ang paglilitis ay gawin sa nasasarhang pinto; nguni't pagkatapos ay napagalaman na upang huwag magkaroon ng maraming kaguluhan ay gawin sa harap ng madla; at gayon nga ang nangyari, kaya't napuno ang salas sa di mabilang na mga taong nagsidalo roon.

Hindi nga makasusumpong sa maluang na salon ng kahi't isang likmuang walang laman; hanggang ang pook na natataan sa mga mamamahayag ay puno ng manonood.

Tumunog ang kampanilya, at ang tinig na umaaiingaw ng nagtatawag ay nagbigay-alam ng aniya:

—¡Makinig ang lahat!

Ang hurado ay nasa sa kanila nang lagay. Isang ganap na katahimikan ang naghari sa salas.

Ang pangulo ng hurado ay nagsalita ng malakas na aniya:

—Pumasok dito ang nasasakdal.

Pagkasabi ng mga salitang ito, ay namutawi sa karamihang nangaroroon ang isang alingawngaw, kasabay ang isang galawang di pangkaraniwan sa magsisipanood

Itinaas ng lahat ang kanilang ulo, at doon

nakapako ang mga mata sa kinalalagyan ng mag-sisihatol.

Nagigitna ng dalawang guwardiyang humarap si Giselda.

Nakasuot ng itim, na taglay ang isang pangkaraniwang alindog.

May isang nagkakabuhol na talukbong sa ulo: sa ganyang taglay na pagbibikas niya ay tanging gaya niyang babae lamang ang siyang may ingat, yayamang siyang pinagkalooban ng kalikasan ng dunong sa kariktan.

Sa ilalim ng talukbong na iyan nanganganinag ang mukha ni Giseldang kawangis ng marmol na puti. Isang buklod na maitim at makapal ang nagpapalaki sa bilog ng kanyang mga mata at nagbibigay ng lalong ningning sa kanyang mga sulyap. Ang ganitong pagkakatimbangtimbang ng bikas ay nagdudulot ng katangian at lubos na ikariktan sa kanya.

—Sa halip na isang mananahi, ay parang isang dakilang babae—ang sambot na bigla ng mga lalaki.

—Tingnan ninyo at animo'y mistulang prinsesa—ang ibinulong ng mga kaibigan niya.

—At higit ang ganda ngayon kaysa dati—ang buong pagtatapat na ipinakli niyong isang may mamulamulang balát na nagaaral ng pagkamodista.

—Huwag kang mabibighani sa bikas na iyan, siya'y isang babaing walang puso, at kapag ito ang nawala'y asahan mong hindi tumatanda ó kumukupas man lamang ang mukha.

—¿Diyata?—ang pamanghang isinaad ng may mamulamulang balat,—kung gayon ay ayokong magkaroon ng puso.

—Ungas, huwag kang magsalita niyan.

Samantala, ang nasasakdal ay nagtapon ng malumanay na malas sa karamihan, na di man nagpahalata ng kahi't bahagyang pagkabalisa.

Nakaupong kapara ng pagkakautos sa kanya pinakinggan ng di man ibinababa ang masid ang akta ng pagsasakdal, na di man nagdulot sa kanya, ng isang pagkasindak at pagkatakot.

Ang ilan ay nagsasabi na si Giselda'y sa halip na magkaroon ng puso ay isang bató upang manatili ng walang gulat at damdamin.

Nang patayuin ang nasasakdal ay sumunod na may ng buong pagmamalaki, kaya't ang maganda at pinagtimbang na bikas ay namalas ng buong pamumukod at gara.

Ang mananahi ay pinaghalukipkip ang mga bisig sa ibabaw ng dibdib at natulad sana sa isang estatuwa kung ang estatuwang nabanggit ay nagsasalita.

Ang kanyang tinig na malinaw, matiwasay at matunog ay nagdulot ng malaking kagiklahanan sa nagkakatipon.

Si Giselda'y sumagot, na taglay ang isang katiningang loob na di pangkaraniwan, nang tanungin ang kanyang pangalan, gulang at tinitirahan.

Wala ngang anomang ingay na maririnig noon sa loob ng salas.

Tila mandin ang karamihan ay iniimpit sampu

ng paghinga upang mapakinggan lamang mabuti aag malupit na iná.

—Kayo ay nasasakdal sa kasalanang pagkitil ng buhay ng inyong anák na babae, na lumabas na buháy sa maliwanag, at gayun din, sa pagtatapon ninyo sa kanyang bangkay sa ilog Arno—ang isinaad ng panĝulo, na taglay ang bahagyang pagkabalisa ng pagsasalita.

—Hindi ko po naman ipinagkakaila—ang itinugong taglay ang kalamigan ng loob ng nasasakdal.

Isang munting alingawngaw ang namulas sa karamihan.

Anopa't di pinansin ni Giselda ang gayon.

—Masasabi nga—ang patuloy ng panĝulo,—na iyang kulangpalad na sanggol ay bunga ng isang pagkakasala, ayon sa mabangis na kagalitan na ipinakita ninyo laban sa kanya.

Ang mĝa pangungusap na ito'y di nagtamo ng katugunan.

—Kung may nagudyok sa inyo upang gumawa ng isang kasuklamsuklam na katampalasanan, ¿anot di ninyo sabihin? Magtanggol kayo, magsalita kayo ngayon.

Si Giselda ay di nagbikas kahi't isang salita.

—Magtanggol kayo, ng ulit ko—ang biglang sambot ng panĝulo,—may katuwiran kayong lubos na magsagawa ng inyong inaakalang marapat. Kayo'y walang ibang sinasabi kungdi ang pagaming kayo'y salarin, anopa't di ninyo inihahayag ang mĝa pangyayaring naging kadahilanan. Dito'y may

isang salarin na nagtatago diyan sa gitna ng dilim, ang lalaking naghapay ng inyong puri, sapagka't kung ang lalaking iyan ay walang kasalanan ay siyang unaunang haharap dito upang humatol sa inyo.

Pinagdaop ni Giselda ang kanyang mga labi, marahil ay upang mapigil na masambit ang hinihiñging pagpapaliwanag.

Ang bibig niya'y laging nakatikom ua parang may kandadong nasususian.

Muli na namang nagbulungan ang karamihan, kaya't napilitang ang mga bantay doong magutos na tumahimik ang lahat.

Ang pangulo ay nagpatuloy ng aniya:

—¿Sinasabi ninyong wala kayong kasamahan? Iya'y hindi maugyayari. ¿Sinong mapaniniwala ninyo na ang kaawaawa ninyong mga magulang ay di nakababatid ng kalagayang inyong taglay?

—Tutoong tutoo po—ang baság na tinig na itinugon ni Giselda,—ako lamang pong magisa ang maysala, ako lamang po at wala nang iba pa ang nagpapanganak sa aking sarili. Ang akala ko po ay kung itapon ko sa ilog Arno ang bangkay ng aking anák ay makukubli na ang aking sala, gaya nang pagkakakubli ko sa aking pagkahapay ng puri. Anopa't ang kapalaran ay di ipinahintutot ang gayon. ¡Ano po ang pangyayarihan! Parusahan ninyo ako, anopa't huwag ninyong hingin sa akin ang iba pang pagpapaliwanag, sapagka't hindi po ako magsasabi ng anoman at isinusumpa ko na sinoma'y di makapagpipilit sa akin na ipaha-

yag ko ang lihim na naiingatan ko sa akiag puso.

Pagbibigkas ng mga pangungusap na ito, ang mukha ni Giselda ay sumigla ng bahagya, at nagtaglay ng isang anyong mabalasik.

Isang kulay na mapula ang lumaganap sa kanyang mga pisngi, at ang kanyang mga mata'y nagpakita ng malamlam na ningning.

Sa malaking pagkamangha ng tanan, na halos di magkamayaw, ay pinakinggan ang sinasabi ng dalaga.

Nababatid ng lahat na may natatagong isang hiwaga sa kasalanang yaon, at ang lahat ay nagtatanong sa sariling kalooban kung sinong lalaki ang may malaking lakas sa gayong kagagawan, at ang kanyang pangalan ay ayaw ipahayag ng nasasakdal.

—Maupo kayo—ang isinaad ng pangulo.

Sumunod naman si Giseldang umupo. Napaparam nanga ang kanyang pagkabiglang una, at nabawi nanga ang katiwasayan at ang katapangang talagang angkin niya sa sarili.

Sumapit sa dikawasa ang pagkuha ng tanong sa mga saksi.

Ang unang saksi na kinunang tanong ay ang maginoong nakakita sa dalaga noong gabing ito'y gumawa ng kasalanan.

Walang anomang nabago sa sinabi ng naturang ginoo sa pinuno at makalawa ó makaitlong ipinako ang kanyang mga mata sa nasasakdal na nagpapakilala ng di pangkaraniwang pangingilabot.

Datapuwa't ang dalaga ay di nabakla kamunti man ang loob.

Pagkatapos ng pagtatanong sa unang saksi, ang iba pang natitira ay paraparang wa'a nang gaanong kabuluhan.

Ang sumunod na tinanong matapos ang unang saksi, ay si Julia, kapitbahay ni Giselda.

Ang balo, na taglay ang natitilihang boses, ay nagwika ng kaunting nalalaman niya tungkol sa mananahi; na sa nayon ay siyang sabihan kung ang dalaga ay may kasintahan; nguni't walang sinomang makahula; at may ilan nang buwan na si Giselda ay bihirang magpapanaog ng kanyang bahay, at lagi nang nakapamindong ng isang malaking panyo; anopa't ang gayo'y di sinapantaha ng sinoman na sanhi sa kanyang pagbubuntis. Ang akala ng tanan ay may sakit siya dahil sa malabis na paggawa upang may maisubaybay sa kanyang inâng bulág, at mabigyan ng kasiyahan ang pagiimbot ng kanyang amá, na ang lahat ng kinikita nito ay ginugugol lamang sa alak.

Binanggit din ang amoy dugo na napansin niya sa bahay ni Giselda, datapuwa't sa dahilang sa kapitbahay niya ay may isang taong walang ginagawang hanap-buhay kungdi ang mamaril ng mga pusa na ipinanguulol ng koneho, kaya't hindi napansin ang amoy na yaon, na nahalata rin at nabati ng kaawaawang bulág.

Sa pagpapatuloy ng kanyang pagsasalaysay, ay sumapit sa pangyayaring pagdakip at pagdadala kay Giselda sa piitan, at hindi nanga nata-

pos, sapagka't ang mga paghihimutok niyang labis ay siyang lumunod sa kanyang tinig.

Ang pagsasalaysay ni Julia ay ikinagulat ng madlang nakikinig, at hindi nga sa paraang ikagagaan sa salang kinasasakdalan ng dalaga.

At ang ganitong kagiklahanan ng tanan ay lalong nagulol nang ang balo, ay humarap kay Giselda, at magwika dito ng:

—¿Diyata't mangyayari na ikaw, Giselda, ikaw, ang siyang pumatay sa iyong tunay na anák at sa iyong kaawaawang iná dahil sa malaking pagdaramdam nito sa ginawa mo? ¡Hindi ko nga maubos isipin na mangyayari mong magawa ang ganyang kalupitan!

At sa mga luhang natak sa babaing yaon sa pagbibigkas ng mga pangungusap na ito, ay nakakayag sa marami sa mga babaing naroroon sa salon.

Anopa't ang babaing nasasakdal ay di umiimik kamuntiman, at ang tanging silakbo ng damdaming napuna sa kanya, ay ang kanyang pamumutlang lalong nagulol kaysa dati, at halos ang kanyang mga mata ay nanglalim ng gayon na lamang.

Pagkatapos ni Julia ay nagsiharap ang ilang mga saksi na walang gaanong kabuluhan; datapuwa't nang dumating ang sangdaling pagharap ng amá ng sakdal ay napamangha ang tanang nangaroroon, marahil ay sa kagaspangang kilos nito ó sa malaking pagkagalit na talaga.

Ang matandang lalaki ay humarap sa salas,

at ang kanyang paglitaw doon ay di ikinalugod ng tanan.

Lasing marahil sapagka't ang kanyang mga paa ay nanginginig at ang kanyang dila ay kung ano-ano ang binibigkas.

Hindi pinansin maging ang hukuman, maging ang sakdal. Masasabi ngang wala siyang nakita kungdi ang karamihang nagkakapisan sa salas, at dito nga lamang siya humarap at nagukol ng:

—Bubamati ako sa kagalanggalang na nagkakatipong ito.

Isang halakhakan ang tumugon sa gayong walang kapitapitagang pagbati, na siyang naging dahilan ng walang humpay na pagkampanilya ng hukuman upang magtahan ang kaingayan.

Ang matanda, na nakangiti ng ngiting nakatutukso at susuraysuray, ay itinaas ang kamay upang manumpa ayon sa atas sa kanya ng hukuman.

Si Giselda ay nagtatapon sa kanyang amá ng isang malas na tigib ng pagalipusta, anopa't kahima't bahagya'y di nagbago ang anyo ng kanyang pagmumukha.

—Sabihin ninyo ang inyong nalalaman tungkol sa inyong anák—ang isinaad ng pangulo.—Kayo rin ang may sabi na ibig ninyong magsalitang parang saksi, kaya't mangyayari kayong magsimula ng pagsasalita.

Minasdan ng lango ang pangulo ng masid na may halong ngiting nakatutuya at saka bumaling kay Giselda, na minasdan ng kakilakilabot at anyong nagbabanta.

—¡Ah! ¿naririyan ka?—ang biglang sambot.—Iki-nalulugod kong kita'y makita.

Ang karamihan ay nagbulungbalungan, datapuwa't ang matanda, na hindi pinansin ang gayon, ay nagpatuloy sa pagbabantang nagsulit:

—Sinasabi ko sa iyong ikaw ay mapaparusahan ng parusang kamatayan.

Ang tinging pumapalibhasa ni Giselda ay lalong nagulol ng labis.

—At ang isaisip po ninyo, ginoo—ang malakas ang tinig na patuloy ng matanda,—ang hirap ko sa batang ito, na ikinawala ko halos ng isang mata sa mukha.

—Hindi naman po siguro—ang hadlang ng isa sa mga kaharap doon.

Pinagbantaan ng pangulo na palabasin sa salas ang lahat ng tao at salamat na lamang sa ganitong banta at nangyaring naipatuloy ng tahimik ang paglilitis.

Kasabay noon din ang paguutos sa saksing maghusay ng pagsasalaysay at huwag kung anoanong kaululan ang pagsabihin, datapuwa't ito'y hindi inasikaso ang gayon at nagpatuloy din ng aniya:

—At ang sukat gunamgunami'y ang tampalasang ito'y magkubli sa aking mayroon siyang isang kasintahan, sa akin, sa kanyang amá.

Pagkatapos na makapagbago ng ayos ng pangungusap, ay nagpatuloy na taglay ang gahasang pagsasalita ng aniya:

—¿Datapuwa't ano't wala kang itinutugon sa aking anoman? Hayo na, Giselda, sabihin mo sa

akin kung sino ang iyong kasintahan, sabihin mo sa iyong amá, na dahil sa iyo lamang ay di mamakailang bugsong nagdusa Magusap tayo ng kaunti... Ikaw ay nararapat na makaipon sa iyong kinikita, sapagka't ikaw ay tutoong matipid, at ngayon ay hindi mo na kailangan ang salapi. Sabihin mo sa akin kung saan naroroon. Hahatulan ka at iyan ang mabuting gawin sa iyo.

Ang sukal ng loob ng nagkakatipon doon ay naging napakalaki, at napilitan tuloy ang pangulo na putulin ang pagsasalita ng matanda sa pamamagitan ng isang mariing batak ng kampanilya.

—Kung wala na kayong iba pang sasabihin, ay makalalabas na kayo dito.

—¿At bakit po, tingnan natin? ¿bakit po? ako'y amá, kaya't...

—Kung minamahal ninyo ang inyong anák, disi'y binantayan ninyo siya, at marahil ay hindi makararating dito ang kulangpalad na iyan; marami kayong kasalanang dapat na panagutan sa nangyari sa kanya.

Si Giselda ay di nagsasalita, datapuwa't sa bawa't sandali ay naguulol na lubha ang kanyang pamumutla.

Nagulat ang matanda nang marinig ang sinasabing yaon ng pangulo.

—Ako po, ako po ay may salang dapat panagutan—ang biglang sambot na hindi halos makahinga ng langó.—¡At ipinauubaya mo ba akong kanilang paratangan! Ako'y isang lalaking marangal, na kumikita ng ikabubuhay sa pagpapatulo

ng pawis. Sabihin mo, Giselda, sabihin mo na ako ay walang kinalaman diyan.

—Tutoo nga po—ang isinagot ng mananahing pinagdidimlan sa galit,—ang akin nga pong amá ay walang kinalaman diyan, ang amá ko po ay walang kinalaman.

—¡Ah! ikaw ay mabuting anák—ang sambot na bigla ng matanda, na akmang lalapit.

Datapuwa't sa halip na makalapit ay natalisod sa mesa ng pangulo, gayun ma'y nagwika rin ng:

—¿Narinig na po ba ninyo ginoo?

At tuloy pinahid ang pawis sa noo ng manggas ng kanyang baro, at saka nagmalas sa kanyang paligid.

Si Giselda, nang makitang inilalabas ang kanyang amá, ay nakahingang maluag, at nabawi ang kanyang datihang sigla.

Pagkatapos ng pagkuha ng tanong sa mga saksi, ay karakarakang inilipat siya sa tanggapan ng hukom upang lapatan ng parusang nararapat, at gayon na lamang ang panggigilalas ng sinomang nakarinig ng kahatulan.

Ang kasalanan ng nasasakdal ay napatunayan datapuwa't nang mga sangdaling yao'y lalong di umimik si Giselda hinggil sa isang katampalasanang inisip niya sa mahabang panahon.

Hiningi ng Piskal *sa hukom* para sa nasasakdal ang pinakamabigat na parusa.

Pagtindig ng manananggol ni Giselda, ay gayon na lamang ang katahimikang naghari sa Salas,

na kahi't ang lipad ng isang langaw ay mangyayaring mapansin.

Ang katotohanan ay hindi mangyayaring maipagtanggol ang umaamin ng kanyang sala; datapuwa't nakasumpong ng isang mabuting pangangatuwiran ang manananggol dahil sa di pagkibo at pagsasabi ni Giselda hinggil sa lalaking naghapay ng kanyang puri.

—Siya, siya lamang ang maysala, siya, na nagkukubli sa sulok at marahil ay naririto at nagmamasid sa ihahatol sa kanyang inapi. ¡Ah! kung magagawa lamang ng batas na mailahok sa paglilitis na ito, kung ang nasasakdal ay magsasalita lamang, ang kanyang sala ay hindi gaanong bibigat at hindi gaanong kasusuklaman ng tanan.

"Ang kanyang di pagimik ay kahatulan na niyang maituturing. Narinig na ninyo ang mga saksi ng nagsasakdal. Si Giselda ay lagi nang masunurin at magiliw na anák; ang lahat ay nagsasabing mapagmalaki ng kaunti, may ugaling mataas, datapuwa't masipag at masintahin sa kanyang iná. Marahil, ang kanyang kimkim na kagandahan ay siyang lumikhang magkaroon siya sa kanyang paligid ng mga kaaway, datapuwa't ito rin ay naniniwalang wala siyang kaya upang gumawa ng ganyang laking sala, at ito'y siyang katotohanan, sapagka't walang sinomang nakapaghinala sa kanya ng kalagayang kanyang tinataglay.

Upang mabuyo, upang magtaka at gumawa ng isang kasalanang kakilakilabot na may mga pangyayaring mahiwaga, ay nararapat na magkaroon

ng isang taong may malaking lakas, isang taong mahigit kaysa katakutan sa kasiraang-puri.

"Ang isang babae ay di dapat mahiya kailanman na magin ina, kahima't ang batang taglay sa kanyang tiyan ay naging bunga ng kahinaan sa pagkakasala. Ang kapisanan na tumatakwil sa babaing salarin, ay nagpipitagan sa ináng marunong magingat at magkubli ng buong kamahalan ng kanyang pagkalugami, ng kanyang pagkaapi, alang-alang lamang sa pagibig sa kanyang anák. Ang tungkuling pagiging iná ay mabigat ó magaang pasanin sa buhay.

"Ang lalaking kasamasamaan at kahayuphayupan na lumalapastangan sa isang babae, ay gumagalang at nagpupugay sa harap ng isang iná.

"Kasuklamsuklam kung sa bagay ang isang dalaga na magkaroon ng kaluluwang napakasama upang pumatay sa kanya ring dugong tunay na dinala ng siyam na buwan sa kanyang tiyan.

"Kung ating titingnan ang hilig at paguugali ng nasasakdal, ay hindi nga natin maipalalagay at mahihinuha na siya'y makagagawa ng ganyang napakalaking pagkakamali: hindi nga mapagaalinlanganan na nagawa ang ganyan sa mga sangdaling bugso ng pagkabaliw, na di sukat panagutan kailanman, sapagka't hindi mangyayaring magawa ang papaganyan sa loob ng kaliwanagan ng isip falung'alu nanga diyan sa kakilakilabot na pagpatay."

Ang manananggol ay nagtigil sumangdali upang magpahid ng pawis na tumutulo sa kanyang noo.

Ang tanang nagkakatipon ay halos di humihinga gawa ng malaking panggigilalas at pagdaramdam anopa't ang lahat ng masid ay napapako sa nasasakdal, na ito'y nagtatakip sa mukha ng dalawang kamay.

Sa ganitong pangyayari ay di nga sukat malirip ang kabalisahang ibinunga sa dibdib ng kanyang pagtatanggol... Ito'y nagpatuloy sa pagsasalita ng aniya:

—Sasabihin nga ninyong walang pagsala na inaamin niya ng lubusan ang kanyang sala; datapuwa't ito'y nagpapatunay na ang sawingpalad ay nababalisa sa isang udyok na napakatindi ng kanyang sariling kalooban.

"Ako'y may paniwala na ang nahahabla ay hindi gaanong salaring gaya ng kanyang ipinamumalas, at nais ko na ang paniwala kong ito'y siya ring mangyari sa kaalaman ng hurado at sa inyong lahat na nakikinig sa akin.

"Kung ang babaing ito'y isang sawi; ang kasawiang ito ay lalong hihigit dahil sa lihim na ikinukubli sa kanyang puso, na hindi mangyari ó ayaw na talagang ipahayag, marahil ay di ibig na magdamay pa sa kanginoman, bagamang ito ang siyang pinanghahawakan ko upang makalaya siya sa kanyang pagkakasakdal.

"At nararapat na magkaroon ng isang lalaki, isang lalaking nagtaksil sa kanya matapos na maipahamak ang kanyang puri. Datapuwa't ang lalaking iyan ay nagkukubli sa dilim, ang imbing iyan ay di makapangahas na humarap upang ipag-

sanggalang ang kanyang ipinangangyaya; ang lalaking iyan sa ganang akin, ang siyang tunay na salarin."

Dito nga nagkaroon ang manananggol ng bisa upang ang mga nakikinig, lalunglalu nanga ang mga babae, ay magbawas ang kapootan at dustain tuloy sampu ng mga "Tenorio", na siyang dahilan ng mga niluhaluha, hinibikhibik, ng pagkakasala, ng di mabilang na mga kulangpalad at mahihinang puso ng mga babae.

"—Ipaghalimbawa natin—ang patuloy ng manananggol:—may isang dalaga na namumuhay ng tahimik, marangal na walang inaasikaso kungdi ang paggawa, walang ibang nasa sa isip kungdi ang kanyang pamamahay at ang kanyang iná, na minamahal niyang totoo. Datapuwa't sinamangpalad na ipinanganak ng maganda, mayumi, at mawiwika nga natin, na sa isang babaing dukha ay isang kasawian ang maging maganda, at saka sa isang araw na paglalakad niya ay makatagpo ng isang don Juan, na ito'y halos nagkalat ngayon sa mga siyudad."

Pagdating sa salitang ito, ay itinaas ni Giselda ng malumanay ang kanyang ulo, at tinapunan ng isang nanggigilalas at nasisindak na malas ang kanyang manananggol na ito'y nagpatuloy gayun mang taglay ang matunog na tinig na aniya:

Ang ating don Juan, na walang malamang gawin sa panahon ay nagtangkang hibuan ang abang babae. ¡Oh! Huwag ninyong akalain na ito'y mahirap na mangyari, mga ginoo; ang don Juan na

sinasabi ko ay lagi nang isang dakilang ginoo; na sumusuyo at pumupuri sa salita sa isang dalagang ipinanganak ng uhaw sa pagibig at mapagimbot ng pagmamahal

"At samantalang ang isang marangal na manggagawa ay tumutugon sa kanya ng isang tapat na pagibig, naghahandog ng masintahing puso, ang don Juan na binabanggit ko ay nagpapakumbaba, naghihimutok, naghihinagpis, at nagpapakitang nagdaramdam sa di pakikipagisang dibdib sa kanya karakaraka, sa reyna ng kanyang puso, ng kanyang buhay, na dukhang nagaaraw, na sa dibdib nito'y nagapoy ang alab ng wagas na damdamin.

"At ang abang babae, mangmang sa buhay, mangmang sa mga kagagawan ng lalaking mataliinong sumugat ng buong katamisan sa mga damdamin ng puso, marunong magpakunwaring umibig, ay naniniwala at sa wakas ay sumusuko at ipinapayag ang lahat, sa pagkakatiwala sa salita niyong nangako sa kanya ng lahat ng kadakilaan at yaman, na kaligayahang kahilihili.

"Datapuwa't pagkaraan ng ilang buwan, nang ang pagibig ng abang manggagawa ay magkaroon na ng bunga na pinakamahalmahal at pinamumuhunanan ng kanyang buhay, ang don Juan ay lumalayo, ipinauubaya ang kanyang inapi upang magtungo sa ibang dako at umilag sa babaing kanyang dinaya..."

Isang masidhing alingawngaw ang naghari sa mga naroroon nang sanglaling yaon.

Si Griselda na walang pinakikimatyagan kungdi

ang mga pangungusap ng kanyang tagapagtanggol ay napabuntunghininga ng malalim na siyang ikinahandusay at ikinawala ng pagiisip.

Binuhat siya sa kabilang silid na malapit doon upang pagagawin ang kanyang buhay at dahil dito'y natigil muna ang paglilitis.

Ang mga bulungbulungan at mga pagtatalo ng tanang nagkakatipon, ay nagbibigay kaliwanagan sa mga balita nilang tinanggap.

—Hindi sukat pagalinlanganan—ang ipinakling taglay ang munting pagkabalisa ng isang babae, —tila mandin nahulaan ng mananangol. ¿Diyata kaya't ang sawingpalad na iyan ay pinagtaksilan at inapi ng ilan diyan sa mga lalaking walang puso?

—Mangyayaring magkagayon nga,—ang itinugon ng isa naman;—datapuwa't, ¿ano't ayaw magsalita?

—¿Bakit hindi nangangatuwiran?—ang sinasabi naman ng iba.

—Ang mga kasama ni Giselda ay nagbubulungbulungan din sa kanilang sarili.

—Hindi nga mapapagaalinlanganan—ang isinaad ng isang kayumangging may matangos na ilong;—na ang kasintahan ni Giselda ay isa diyan sa mga "Tenorio."

—Kaya nga't tigas niyang pagmamalaki sa atin.

—At nagaanyong animo'y prinsesa.

—Tunay nga kung sa bagay na masama,—ang sinabi ng may mamulamulang balat na nagaaral ng pagka-modista, —anopa't dapat na maging ka-

lugodlugod ang magkaroon ng isang kasintahang maganda, makisig, may makikinis na kamay at hindi isang manggagawang marungis, hindi gulagulanit manamit at ang bilang gantingpala sa ating pagibig ay ang bigyan tayong maminsanminsan ng isang palò.

Ang mga pangungusap na ito ay nagdulot ng isang kagiklahanan sa kanyang mga kaibigan.

—¿Hindi ka ba nahihiyang magsalita niyan?

—¿Ibig mo bang pumaris kay Giselda?

—¿Mayroon ka bang mga "don Juan" na nangingibig sa iyo? Ikaw ang bahala, Julieta, baka masama ang kasapitan mo.

Ang may mamulamulang balat ay namulang animo'y seresa.

—¿At bakit?—ang isinaad,—¿hindi ba makapangingibig ang isang maginoo sa isang dukhang manggagawa lamang sa mabuting hangarin?

—¡Oh! ¡oh!—ang biglang sambot ng kayumanggi. —Ako'y nagkaroon ng dalawa. . dalawang may mabubuting hangarin, at kung hindi ako natutong humalata karakaraka, marahil ay napalungi rin ako't sukat.

—Siya nga—ang itinugon ng mga ibang kaumpok doon.—Batid na namin—ang iyong talino at kagalingan sa bagay na iyan.

—¿Anong ibig ninyong sabihin niyan.

At ang bagay na paguusap na yaon ay sumapit sa pagkakainitan, salamat na lamang at ang mga tagapagtawag ay ipinagbigay-alam na sisimulan nang muli ang paglilitis.

Natahimik nanga ang mga bulungbulungan.

Ang nasasakdal ay muling humarap, namu mutlang katulad ng una, datapuwa't matiwasay sa anyong ipinamamalas.

Madaling pinagsaulan ng nawalang isip si Giselda at pagkakita sa manananggol sa tabi niya ay namulang dagli ang kanyang mga pisngi.

—¿Ano ang damdam ninyo ngayon sa inyong katawan?—ang itinanong sa kanya ng manananggol.

—Maigi po—ang isinagot ng kulangpalad.

—Tinabnan siya sa kamay, hinigpit at minas dang mabuti bago pinagwikaan ng:

—¿Ang pangungusap ko kaya ang naging dahilan ng pagkapanglumo ninyo at pagkawala ng isip?

Napayanig ang buong katawan ni Giselda.

—¡Kayo po! ¿Bakit? Ako'y ipinagtanggol ninyo bagaman di karapatdapat sa akin. Hindi po ako nababalisa kaya't hindi ninyo sukat iukol ang aking pagkawala ng isip sa inyong mga pangungusap.

Sumama ang loob ng manananggol at umupo tuloy sa kanyang kinadoroonang dati.

Inaakala nga nitong nahulaan niya at siyang pagasa, datapuwa't sa kabila niyon, ay isang lubusang pagtatapat ang isinagawa ng dalaga.

Datapuwa't ito'y natutong magwalang bahala sa silakbo ng kanyang damdamin at nagkukunwari lamang na di nawawari ang binanggit ng kanyang manananggol.

Ito'y hindi nakatiis bagamang sumama ang

kanyang loob; kaya't nang nakaupo na siya sa kanyang likmuan, nang muling magtamang titig silang dalawa ng nasasakdal, ay naalis ang pagdaramdam at ang kanyang boses ay umalingawngaw na naman at sumiglang katulad ng una.

Ibinalik niyang muli ang kanyang talumpati sa bahaging kinatigilan at ipinagpatuloy na naman niyang tinuligsa yaon mga "Tenorio" na siyang dahilang ikinalulugami ng abang mga magaanak at tinapos sa salitang: kung sa paglilitis na iyan ay may makilalang isang salarin, isang taong nararapat magkamit ng parusa, ay wala nang iba pa, kungdi yaong matapos maalisan ng angking puri si Giselda ay nagkubli sa kadiliman, ó kung di man ay humahanap na muli ng ibang pagtataksilan sa pamamagitan ng kanyang mabuting pagpapakitang loob.

At pagharap sa mga hurado, na pawang may mga pamilya, at mahilig sa tamis ng talumpati sa kasiglahang naghahari sa kanilang loob, sa damdaming nalalarawan sa mga mukha ng tanang nakikinig, na pawang may pagkukurong si Giselda'y isang sawingpalad, na di nararapat managot sa kanyang sala ay hiningi para sa nasasakdal ang isang kahatulan na pawalang sala.

Pagkatapos, ay isang bulungbulungang nakikisangayon ang naghari sa karamihan at maraming nagsisipanood ang nagukol ng maligayang bati sa tagapagtanggol.

Anopa't ito'y palaging nakapako ang mga ti-

tig kay Giselda, na siyang tanging walang kakibokibo at di umiimik.

—Ang babaing ito—ang sumaisip niya,—ay isang hiwaga mandin.

Ang pangulo ay nagukol ng pangungusap sa nasasakdal.

—¿Wala kayong idaragdag sa sinabi ng inyong tagapagtanggol?

—Wala po ang isinagot ni Giseldang taglay ang walang kabagobagong tinig.

Kahima't gumagabi na ay walang nakaisip na lisanin ang salon ng hukuman.

Alam ngang sa araw ding yaon ay mananaog ang kahatulan, kaya't inaantay ng lahat upang malaman kung anong magiging hangga.

Ang mga ilaw sa salas ay sinindihan nang lahat; ang salon ng hukuman ay nilisan ng mga hurado at lumipat doon sa pinagkakayarian ng hatol; ang nasasakdal ay lumabas din sa labas ng salas, at ang tanang nagsisipanooday nagusapusapan ng kanilang kurukuro.

—¿Pawawalang sala kaya, ó mapaparusahan si Giselda?

—¡Oh!—makikita ninyo kung paano siya pawawalang sala—ang ipinakli ng isang babae.—Kung siya'y talagang salarin, ay di siya ipagtatanggol ng buong katapangán ng kanyang tagapagtanggol. Ang mga hurado ay pawang nangababalisa. Si Giselda ang tanging walang kakibokibo; ang mukha'y natutulad sa puting marmol.

¡Ah, kinakailangan ngang magkaroon siya ng kapalaran!

—Subali't kahi't na siya makalaya, ¿ay sino pa ang makikipaglapit at magmamasid sa kanya?

—Kung ako naman, ay hindi ko gagawin, ang papagayon.

At patuloy ang mga sangusapan, gawa palibhasa ng isang malaking kasabikan at paghihintay sa magiging wakas ng paglilitis.

Isang oras ang nakaraan.

Munting kaluskos ang kanilang marinig ay karakarakang natitigil ang pagsasangusapan at doon na lamang ang malas nilang lahat sa gawing pintuang papasukan ng mga hukom.

Datapuwa't nang makitang wala pa ang naturang mga hukom, ay nanauling muli ang mga sangusapan at mga kurukuro.

Sa katapustapusan ay umalingawngaw ang tunog ng isang timbre at ang mahabang tunog nito ay pumukaw sa mga puso ng tanan.

Karakarakang nabalik na muli ang katahimikan. Nagsipasok ang mga hukom, gayun din ang mga hurado at sampu ng pangulo nito, na isang taong may tapang at mabalasik na pagmumukha, may taban sa kamay na isang papel, at pagkatapos ay nagwikang taglay ang malakas na tinig ng:

Alangalang sa aking karangalan, sa aking sariling bait sa paggalang sa Diyos at sa lahat ng tao, ang naging kasagutan ng Hurado ay "Oo" ang karamihan sa unang tanong; "Hindi" sa pangalawa, ang isinagot din ng karamihan.

—Kung gayon, ay mapaparusahan—ang ibinulong ng babagi ng nagsisipakinig, na taglay ang anyong nasisiyahang loob.

—Katakatakang tutoo na hindi sangayunang salarin ng Hurado ang babaing iyan, lalunglalu nanga't gaya niyang siya'y umaamin.

—Hindi ngayon lamang ang ganyang nangyayari—ang isinaad na parang nakatutuya ng isang maginoong matanda —Ako'y nakakita ng pagpapawalang sala sa siyam na sakdal, na pawang nagsiamin ng kanilang kasalanan.

—Ang ganya'y walang ibig sabihin—ang ipinakli naman ng isa, —kungdi ang Hurado, ó nagkaroong takot ó nawalan ng pagiisip. Datapuwa't sa pangyayaring ito'y hindi sila nagkamali, bagaman sanggaanong pagtatanggol ang ginawa ng mananangg-gol, na marahil ay maipupustang ipagkakasakit.

—¡Oh! talagang hirati na naman sila. Sa kabilang dako, ay pahahalagahan ang mga pangyayaring sukat ikagaan ng kasalanan, kaya't ang parusa ay hindi magiging kabigatan.

Nang sangdaling ito'y siyang pagpasok ng nasasakdal.

Karaniwan ngang kapag nangyayari ito, ang unang ginagawa ng nasasakdal ay magtapon ng titig sa karamihan, upang matanto sa kanyang mukha ang nararapat na antayin ó ikatakot.

Datapuwa't walang tinapunang titig na sinoman si Giselda; nasok siyang muli sa salas ng kaparis ng dating taglay ang katiwasayan ng sarili at alinlangan ng loob.

Ang maitatanging nagbago sa kanya ay ang bahagyang pamumula ng mga pisngi.

Binasa ng tagapagtawag ang kapasyahan ng Hurado, na di ikinagikla kamunti man ni Giselda. Ang MALUPIT NA INA ay nahatulang mapiit ng tatlong taón sa bilangguan.

Hindi nagbigkas kahi't isang salita man lamang, datapuwa't ang kanyang mga mata ay itiningala sa langit, at ang masasabi nga sa kanya ay isang ngiti ang nalarawan sa kanyang mga labi at sa kanyang mukha.

Minasdan siyang nanggigilalas ng sangbayanang naroroon.

—¿Mayroon ba kayong iniisip na guwin?—ang usisa sa kanya ng pangulo.

—Pinasasalamatan ko po ng labis ang Hurado at ang Hukuman sa kanilang kahatulan; ako'y nagkasala at sa pagkakasala kong ito'y nababagay sa akin ang parusahan. Wala po akong sukat na gawing anopa man, wala po akong sukat na idaing.

At ang mga pangungusap na ito'y binitiwan ng dalaga sa ilalim ng mataginting at matiwasay na tinig.

—Makapaghahabol kayo—ang isinaad ng manananggol na lumalapit sa kanya.

Inilingon ni Giselda ang kanyang mukha sa nagsasalita at saka nagsulit aniya:

—Kayo'y hindi nasisiyahan marahil, ¿hindi po

ba tutoo?—ang ipinakli ng̃ dalaga.—Ako po, sa ganang akin, ay di ko gustong maghabol pa.

Makaraan ang isang oras ay naparam na ang mg̃a tao sa salas ng̃ Hukuman; datapuwa't nagsisipagabang sa daan ang mg̃a tao sa hinatulan, na hindi pa lumalabas.

Sa gitna ng̃ gayong karamihan ay kalahok ang amá ni Giselda, na lang̃ónglang̃ó, at hahapayhapay.

Nang mamasdan ang karwaheng kinasasakyan ng̃ nahatulan ay isang kaing̃ayan ang namulas sa karamihan.

Ang lang̃ó ang siyang kaunaunahan sa hanay ng̃ nagsisipagabang na dinadaanan ng̃ nasabing sasakyan. Kinasusuklaman ng̃ bala na ang kanyang magaspang na pamimikas at pagsasalita, at ito'y akmang nakasuntok na nagbubulong ng̃ mahagong ang tinig ng̃:

—Mabuti ng̃a sa iyo, ikaw ang siyang may kagustuhan niyan.

Ang sasakyan ay lumampas, at nang mabunggo ng̃ gulong ang lang̃ó, ito'y napahiga sa lupang karamay ang dalawa ó tatlo pang mg̃a tao.

Siyang pagaling̃awng̃aw ng̃ isang malakas na sigawang tinutung̃ayaw ang nahatulan, at kulang na lamang gumukin ang naturang sasakyan at pagbugbugan si Giseldang sawingpalad.

Sumapit hanggang sa mg̃a pangdinig ng̃ mananahi ang gayong kaing̃ayan, subali't gayun ma'y hindi siya nagpakita kamuntiman ng̃ pagkabakla ng̃

loob; marahil ay gawa ng di niya pagkatanto ng dahilan ng gayon.

Siya'y nakaupo sa isang panig ng sasakyan, nakahalukipkip ang mga bisig, nakayuko ang ulo, at para manding hindi nakamamalay pagkatao.

Marahil ay mayroon siyang malalim na iniisip hinggil sa mga nagdaang araw.

¡Ito nga kaya ang lihim na nakakubli sa kanyang kaluluwa!





# I

## ANG PARUSA



OO'Y isang umagang kakilakilabot ang lamig ng buwan ng enero. Ang matitigas na hamog ay pumatak sa buong magdamag, at kahalo ang ulang kumalat sa mga lansangan at naging yelo na panganib sa mga naglalakad, sapagka't sa munting magkabisala ay madudulas.

Isang malamig na hangin ang tumutulong na magpahirap sa lansangan sa mga oras na katulad noon.

Si Julia, ang balo na kilala na nating kapitbahay ni Giselda at magpabanggang sa mga araw na yaon ay patuloy rin ang pagtahan sa datihan niyang bahay, ay di pa nalulustang nagbabangon. at bukás ang bintanang patungong patyong nagaayos ng kanyang tahanan, na di man inaalintana ang malamig na simoy ng hangin, na nagpapangitim sa kanyang mga kamay at nagpapaapoy sa kanyang mukha.

Kakantakantang pinupunasan ang durungawan ng basahang tuyo, nang kaginsaginsa'y napako ng

kinukusa ang mga mata sa tahanan na noong unang dako'y pinamamahayan ni Giselda.

Siya ngang pagkahinto ng kanyang pagkakanta, at nagdilim ang kanyang mukha.

—Nakapagtataka mga—ang isinaad na umalis sa durungawan; na sa loob ng tatlong taong nakaraan, ay hindi pa rin nakakatkat sa aking alaala ang bagay na nakalipas na. Kapag sumasagunita ko ang nangyayaring iyon, ay nagsisikip mandin ang aking dibdib at hindi ako makakain. At ngayon na sumasaalaala ko—ang patuloy, na hinihipan ang mga daliring nanglalamig,—si Giselda ay dapat nang nakalabas sa bilangguan,—kung di man ay makalalabas na. ¿Saan kaya patutungo ang kulangpalad na yaon?... ¡Aba! ¿ano sa akin at bakit ko iisipin ang bagay na iyan? Kung mayroon siyang kasintahan, ay paroonan niyang hanapin.

At nagpatuloy sa kanyang ginagawa sa bahay, nang kaginsaginsa'y may narinig siyang tumatawag sa pintuan.

—¡Sino kaya iyang sa mga oras na ito'y tumatawag!—ang nasambot na bigla ng balo.—Wala namang napaparito kailanman ng ganito kaaga. Mangyayaring baka yaong manghuhuli ng pusa. ¡Aba! kung gayon ay magantay muna siya.

Datapuwa't isang katog na malakas kaysa dati ang kanyang narinig, kaya't napilitan niyang bitiwan ang kutsilyo at tinapay at nagtungo siya sa may pintuan.

—Kung di ko bubuksan—ang naibulong niya —ay mabubulahaw ang mga kapitbahay.

At binuksan nĝa ang pinto, at pagkabukas ay isang babae noon di ang dalidaling nasok, na ikinagikla ng gayon na lamang ni Julia.

Nguni't nang mapagwaring mabuti niya, yaong nasok na di man nagpasintabi, aang kanyang mapagmalas na mabuti ang mukha, ay napasigaw siya ng ubos lakas.

—¡Ikaw pala! ¿ikaw nga ba si Giselda?—ang biglang sambot.

—Oo, ako nga at walang iba; datapuwa't alangalang sa Diyos ay kaawaan mo ako, huwag mo sana akong ipagtabuyan dito—ang di magkawastong samo ng kulangpalad, na putlangputlang animo'y patay at nangangaligkig sa ginaw.

Ipagtabuyan ka dito!—ang biglang sambot ni Julia.—¿Akala mo bang bató ang aking puso? Tunay nga na kung aking iisipin...

Subali't napaudlot karakaraka ang pagsasalita pagkahalata niyang si Giselda ay ibig na mawalan ng isip.

Tinabnan sa mga bisig na parang isang sanggol, inakay sa kanyang hihigan, binalot na mabuti ng kumot at saka lumabas sa kusina.

Nagtigis ng mainit na gatas sa tasa bago nasok na muli sa tabi ni Giselda, at inilapit sa mga labi nito.

—Uminom ka—ang isinaad sa kanyang taglay ang malamig na boses,—mainit na mainit at ma kabubuti sa iyo.

Si Giselda'y walang sapat na lakas upang makapagbigkas nĝ kanyang ganting pasasalamat; da-

tapuwa't gayun ma'y isang parang agos na mg̃a luha ang umanod sa kanyang mg̃a mata.

Anaki'y sumapit sa huling baytang ng̃ dusa at pighati.

Ang kanyang mukha ay di kumukupas ang kagandahan dat puwa't namumutla lamang; ang buhok ay naninikit sa kanyang mg̃a pilipisan dahisa kabasaang gawa ng̃ matitigas na hamóg; isang buklod na maitim ang bumabakod sa kanyang mg̃a mata.

Ang mg̃a labi'y nang̃akatikom, nang̃ing̃inig at sa kanyang mukha'y nababakas ang nawalang pagasa, at alin ng̃ang pusong katigastigasan ang di dadayuhin ng̃ habag.

Ang kanyang damit ay bukod sa punit at sirasira, ay nalilitaw pa ang bahagi ng̃ mg̃a bisig niya; isang gulagulanit na panyong magaspang ang nakababalot sa kanya, at ang mg̃a paa niya na halos kalahati'y wala nang sapin, ay nang̃ing̃itim sa lamig.

Sa malabis na pagkaawa ni Julia ay di nakuha tuloy na usisain ang kinahinatnang kabuhayan.

Pagkainom ng̃ gatas, si Giselda ay humusayhusay.

Para manding nagbago ang anyo.

Ang kanyang mg̃a pisng̃i ay nagkaroon ng̃ bahagyang kulay, at ang kanyang malas ay sumiglasigla ng̃ kaunti.

—¡Oh! ¡gaano kalaki ng̃ iginhawa ko dahil sa iyo!—ang saad na pinagkukrus ang mg̃a kamay

na hindi pa rin naaalis ang pangingiaig.—Para mandiing nabuhay akong muli. Dalawa nang araw na hindi ako nakatitikim ng anoman at mamatay-matay ako halos sa gutom at lamig.

—¿Datapuwa't paano ka nakapanatili ng papagayon?—ang ipinakli ng balong parang natitilihan.—¿Bakit hindi ka agad naparito?

—Ako'y nangangamba at nahihiya—ang isinagot na nagdaramdam ng kulangpalad.

Si Julia, nang sangdaling yao'y walang anomang naaalaala sa nakaraan; siya'y sumusunod lamang sa butihing udyok ng kanyang puso.

—Tapang, at sigla—ang saad,—kung ikaw man ay nagkasala, ay Diyos ang hahatol sa iyo. Sa ganang akin, ay maaasahan mo na wala akong ibang nasa sa loob kungdi ang dating pagkikilala natin.

Si Giselda ay napaiyak. Matagaltagal ding hindi pinakikinggan ang magiliw na pangungusap, na ang mga luha ang siyang tumitigmak sa kanyang mukha at ang kapaitan ang siyang bumabagabag sa kanyang puso, kaya't hindi halos makahinga at parang nalulunod.

Ang luhang nanatak sa kanyang mga mata ay isang kaluagan sa dibdib niyang nagsisikip.

Nakikiiyak din sa kanya ang kaibigan niya at tuloy niyakap, pinaghahagkan ang mukhang namumutla, at sinabi itong halos di magkatuwidtuwid na aniya:

—¡Oh!... pahid na iyang luha mo. Huwag na natin gunitain ang nagdaang panahon. Kung gustu

mo, ay pagtapatan mo ako ng iyong mga tinitiis na kahirapan. Nagtiis kang walang pagsala ng mga hirap sa bilangguan. Nahahalata ko sa iyong mukha, saysayin mo nga sa aking lahat, ang lahatlahat, at mangyayaring mabigyan kita ng mabuting payo. Sa tapatang sabi, ay wala akong ibang pagsisikapan kungdi ang mabigyan ka ng lubós na kapakinabangan at mapaligaya ka dito sa mundo.

—¡Anong buti mo, anong gandang ugali ka mayroon!—ang naibulong ni Giseldang halos di makahinga sanhi sa paghihimutok. Oo, sasabihin ko sa iyong lahat, sasaysayin ko ang aking buhay sa bilangguan. Walang ibang pinagbuhatan kungdi ang alaala sa nakaraan, na tuwina'y nagpapasakit sa akin.

At nang binibigkas ang mga salitang ito ay pinipisil ng mga kamay ang kanyang pilipisan.

Datapuwa't halos di nagidlap at isang dagling pagbabago ang nakintal sa kanyang mukha.

Ang mga mata niya ay nagsabog ng malulungkot na titig, ang ilong niya'y nanglualang dahil sa masidhing nerbiyos na nagpapahirap, at isang mabangis na ngiti ang namalaylay sa kanyang mga labi.

—¡Oh!—ang isinaad.—Hindi nga sasalang ang oras ng pagkahustisya ay darating din sa wakas.

Pagkatapos, nang mabawi niya ang katiwasayan ng loob, ay minasdan si Julia. na nagmamasid din sa kanya.

—Salamat ng marami, ang muli kong iginaganti sa iyo—ang winika,—alangalang dito sa pag-

papatuloy mo at pagaalaga sa akin. Subali't sinisiguro ko sa iyo na hindi ka mababagabag na mahabang panahon sa pagtahan ko dito.

—¿Ano ba iyang pinagsasabi mo?—ang hadlang ni Julia.—¿Anong pagiisip mayroon ka?

Ang mananahi ay nagpilit na makapagsalita.

—Huwag mong itanong sa akin,—ang itinugon;—hindi ko masasagutan sa iyo, at sa tutohanang sabi, ay saysayin ko man sa iyo ay di mo mawawatas.

—Nababasa ko sa iyong mga mata ang kakilakilabot na binabanta mo na ikinababalisa ko dahil sa iyo. Nagiisip ka ng mga paghihiganti at...

Si Giselda ay nagulat na parang napaso sa isang nagbabagang bakal.

—Huwag—ang saad,—huwag mong usisain sa akin. Sabihin mo sa akin, sabihin mo kung anong kinahinatnan ng aking ama.

Si Julia ay hindi nakapagpigil ng kanyang kagiklahanan, nang marinig ang pagtatanong na ito,

—Aywan ko—ang ipinakli—tunay nga kung sa bagay na nararapat kong sabihin sa iyo; datapuwa't nangangamba ako na maging karagdagan pa ng iyong pagdurusa.

—Huwag kang matakot, huwag. Wala nang sukat pang makapagbibigay pasakit sa akin; bukod dito'y nalalaman mo na hindi ko minamahal ng gaano ang aking amá.

At ang ayos ng mga pangungusap ng dalaga, ang ngiting kaalakbay, kung pagtutuwirin ay katulad na di hamak ng isang paghihinagpis, at ang

anyo ng kanyang titig, ay lumikha ng isang malaking kasindakan.

Walang ibang akala si Julia kungdi ang dusa, ang pagngingitngit ng loob, ang siyang ipinagkakagayon, kaya't nagluat muna ng mga ilang saglit ng pagsagot, na parang nagbibigay panahon sa dalaga, upang makapaghanda sa pagtanggap ng balita.

—Ang iyong amá—ang isinaad—ay namatay sa lansangan, na siya nanga bang sinasapantahang mangyayari. Nang araw ding ikaw ay mahatulan ay dinala siyang putok ang ulo sa pagamutan. Nang gumaling at makalabas na doon, makalipas ang labinglimang araw, ang unang ginawa niya'y ang ipagbili ang lahat ng mga kasangkapan sa bahay. Pagkatapos, ay nagparaang halos magdamag sa tindahan ng mga alak, at makaraan ito'y sa araw naman, hanggang sa naubos na lahat ang kuwarta at siyang ikinaalabas tuloy na muli sa lansangan. Sapagka't hindi makakita ng gawain, ay nagpalimos, datapuwa't halos bahagya lamang nakatitipon ay ginawa na naman ang paris ng dati. Binibigyan kong maminsanminsan, pinangungusapan ko na humanap ng gawain, at inihandog ko pa yaong maliit na tutulugang nasa tabing hagdanan upang mapagpahingahan.

—Napakabuting ugali mo—ang hadlang ni Giseldang taglay ang isang tinig na katakataka, na ikinapukaw ng loob ni Julia.

—Nang magawa ko ang ganitong paghahandog sa iyong ama—ang patuloy ng mabuting balo,—

ay nagalit, at ipinipilit sa akin na ginagamit ko raw di umano ang kuwarta mo, at hinihinging pilit na ibigay ko sa kanya, kahima't gayon na lamang ang aking panunumpa na wala akong nalingatan kahi't isang kuwarta mo man lamang. Pinagbantaan akong hampasin, salama't na lamang sa tulong ng dumalong mga kapitbahay, at hindi nangyari ang gayon. Subali't anong aking gagawin. Ako'y walang itinatagong anomang pagtatanim sa kanya. Siya'y langóng palaging kapara ng pinagkamihasahan niya. Magmula nang noon ay hindi ko na muli pang nakita, hangga nang isang gabi, pagbasa ko ng pahayagang kasalamuha ang ibang mga kaibigan, ay nalaman ko na ang amá mo ay natagpuang patay sa ilalim ng "Arco de las ovejas"

Hindi nalarawan sa mukha ni Giselda ang kamunti mang damdamin, at isang patak mang luha'y di umagos sa kanyang mga mata.

Ang kamatayan ng kanyang amá ay di ikinalungkot kahi't bahagya, at parang walang anoman sa kanya ang gayong napagsapit ng langó.

Hindi mapalagay si Juliang sinusubukan siya at sa kagustuhan nitong maparam ang nakaguguIong paglisip na naghahari sa kanyang gunita, ay nagwika ng ganito:

—Datapuwa't ipaubaya natin sa kapayapaan ang mga patay at magusap tayo ng natutungkol sa iyo



## II



SI Giselda'y doon ipinasok sa bilangguan ng mga babae, na natatayo sa *Montelupo* na pinagdusahan niyang malaong araw sa naging kahatulan sa kanya ng hukuman.

Maging ang mahigpit na palakad sa bilangguan, maging ang walang humpay na gawain, maging ang kakilakilabot na kapanglawan, ay di lumikha ng pagbabagong asal ng salarin, at di man nakapagpabawas kahi't bahagya man sa kanyang pag-uugali.

Buong pagpapakumbabang tinitiis niya ang lahat; hindi siya dumaraing kailanman; animo'y wala siyang kaalaman sa kanyang pagkakabilanggo, ó nagdaramdam man lamang sa parusang kanyang tinitiis.

Tanging-tangi lamang kung gabi, sa matahimik na pahingahan ng bilangguan, nababawi niya ang pangdamdam, at sumasagunita niya marahil ang lumipas na panahon.

¡Oh! ¡Anong kakilakilabot na mga oras sa kanya kung sumasapit ang gabi!

Kasindaksindak na mga guniguni ang naghahari sa paligid niya, at ang mga kasakitsakit na alaala ay isa pang nakararagdag ng kanyang paghihirap.

Datapuwa't gayun ma'y di siya sumisigaw hindi siya naghihinagpis. Tinututop ang dibdib ng dalawang kamay, kinakagat ang magalas na sapin ng kanyang hihigan, ipinipikit ang mga mata; anopa t ang nakatatakot na guniguni ay di humihiwalay doong palagi, at gawa ng gayong kasindaksindak na pangyayari ay magbabangong uupo sa ibabaw ng hihigang idinidilat ang mga mata, nagsisikip ang dibdib na inuusisa yaong anino, at basangbasa ng pawis at nangnginig sa pagkasindak.

Pagkaraan nito'y biglang ibabagsak ang ulo sa ibabaw ng unan; hindi kikilos, datapuwa't ang mga mata niya'y patuloy ang pagkakadilat sa gitna ng kadiliman, tumitibok ng buong lakas ang kanyang puso, na parang ibig tumakas sa dibdib; nagdaramdam siya ng pagkabalisang di pangkaraniwan, ng isang matinding sumpong ng nerbiyos, at ang kanyang sindak ay naguulol, sapagka't natatakot siyang masiraan ng bait.

Paguumaga na ay nagbabangong taglay ang nananakit na katawan, nangingitim at nanglulumo, ang mga mata'y nababakod ng buklod na mangitimngitim; gayun ma'y nasisiyahang loob siya dahil sa pagsapit ng kinabukasan, dahil sa pagkakita ng liwanag na ikinapaparam ng kanyang kakilakilabot na mga guniguni sa gabi.

Ang ganitong walang humpay na pagdurusa, ang

ganitong diwang hindi nagbabago na walang kahalintulad at di magbigay panahong matiwasay kahi't saglit man lamang, ay siyang untiunting sumira ng pangangatawan ni Giselda hanggang sa sumapit ang araw ng kanyang paglaya; at samantalang inaantay niya ang katibayang nagpapapatunay ng pagtupad ng kanyang kahatulan, ay nawalan siya ng pagiisip sa loob ng isang oras, na animo'y patay na mistula.

Nang pagsaulan ay hindi inibig na magtira sapagamutan, na pinagdalhan sa kanya, at sinasabi niyang mabuti ay na ang kanyang lagay, at ang katunayan nga niyon, ay nang araw ding yaon ay nagtungo sa Florencia at humarap sa opisina ng pulisya upang magkaroon ng ganap na kasiguruhan sa kanyang paglaya.

Nakuhang muli ni Giselda ang kanyang damit na itim, na hindi pa nga nasisira, at karakarakang naparoon siya sa tanggapan ng kanyang manananggol, na pinagpataguan niya ng isang libreta ng *caja de ahorros*, na naglalaman ng dalawang daang piso, upang hindi makuha ng kanyang ama.

Subali't hindi niya inabutan ang manananggol sapagka't naparoon sa Milan, at magtatagal ng labing limang araw ang paguwi.

Si Giselda ay naglalakad sa gitna ng daan na wala kahi't isang sentimos, at walang sinomang magkaloob sa kanya.

Sapagka't naaalaala niya, na nang araw ng paglilitis, ang mga kaibigan niya at mga kakilala ay

paraparang nagsilayo sa kanya, kaya't hindi siya nangahas na lumapit kanginoman dahil sa takot na magdanas ng isang panibagong damdamin.

Datapuwa't ibig niyang mabuhay sa labinglimang araw na yaon, hanggang sa makuha niya ang kanyang salapi at makaparoon sa Florencia, sapagka't hindi niya tangka ang matira doon.

Sinimulan nang ipagbili ang mga alahas, at humanap ng matutuluyan sa isang masamang bahay, na naliligid ng mga tamad at mga magnanakaw, datapuwa't nagtiis siya kahi't na sa gayong katayuan, sapagka't walang ibang makitang mapagpahingahan sa halagang abot ng kanyang kaya.

Sa pamamagitan ng kapirasong tinapay na binili ng nalabing kaunting kuwarta sa kanya, at kaunting tubig ay nagkasya na ang kulangpalad, at dito nga mapagkukuro ang tiniis niyang kahirapan at kahinaan kung hanggang saan.

Naubos nang lahat ang kanyang pangtawid buhay, at ang lalong kasakitsakit ay ninakaw pa isang gabi ang natitira niyang kaunting pananamit.

Ang babaing may-ari ng dampang tinitirhan niya, ay nahabag sa kanya kaya't pinagkalooban siya ng ilang sirasirang damit na maitatakip sa kanyang kahubdan; subali't ipinabatid sa kanya na mula sa araw na yaon ay di na siya makatitira doon kung di rin lamang magbabayad, kaya nga't pinahahanap siya ng kuwarta kahima't sa paanong kaparaanan.

Si Gisella ay muli na namang naglakad sa

laasangan na hindi malaman ang sukat patunguhan, na pinahihirapan ng lamig at gutom, at halos wala nang sapin ang paa at di makatatag sa pagkatayo.

At sumapit ang kasukdulan ng kanyang pagtitiis, na nakaisip tuloy na magbigti upang matapos na lamang ang gayong paghihirap.

Sa loob ng maghapon ay wala siyang tigil ng kalalakad, at bahagya pa lamang nagdidilim ay naparoon na sa tabi ng ilog Arno at minasdan ang malabong tubig, katulad ng ginawa niya noong gabing siya'y magkasala.

Hindi nga mapagaalinlanganan, na mayroon siyang kasindaksindak na pagkahalina sa tubig na yaon, dahil sa walang tigatig na masid doon nang wala namang tangkang magtalon sa ilog, ó mangahas kayang lumayo roon, walang patid ng katitingin sa tubig na umaagos ng malakas ña parang mayroong nangyayaring isang diwa sa kanyang isip hinggil sa nakalipas na pangyayari.

At ang gayon ay tila nagkabisa, sapagka't para niyang nakikita sa ibaw ng tubig na nakalutang ang isang bagay na maputi.

At sa kakilakilabot na pangdidilat ng mga mata, at mga pangangarap na nagtataglay ng uring parang tunay ay naniwala siyang kanyang nakitang nabuksan ang balutang nakalutang sa tubig, at lumabas ang bangkay ng isang sanggol.

Isang walang kapantay na takot ang naghari sa kanya. Napasigaw siya ng malakas, sigaw na kaparis ng nasisiraan ng bait, at tuloy nagtatakbo

sa walang taong lansangang punô ng putik, na dahil sa kadulasan ay nadadapa siya sa bawa't hakbang.

Unti-unting lumulubha ang kanyang paghihirap, parang dinuduroz ang kanyang puso, at naglalangitngit ang mga ngipin gawa ng kalamigan

Hindi nanga nakararamdam ang mga paa niya dahil sa lamig.

Sumilong siya sa ilalim ng arko ng isang pinto at doon siya nagpahingang may isang oras.

Subali't gayun man, ay ibig pa rin niyang makipaglaban at nakikipaglaban nga sa kanyang sariling pagiisip.

—Hindi, hindi ko pa ibig na mamatay; ibig kong mabuhay hanggang sa araw ng hustisya.

Walang anoano, sa diwa ng abang babalng kulangpalad ay sumagunita ang larawan ni Julia.

—¡Ah!—ang nawikang bigla—naniniwala siyang ako'y salarin, at marahil ay itinatakwil na ako, datapuwa't nakikilala ko na may mabuti siyang puso. Umaasa akong mahahabag siya sa akin, isasamu ko sa kanya ng paluhod na patuluyin ako sa kanyang bahay sa mga ilang araw, kahiman lamang hanggang sa bumalik ang manananggol na pinaglagakan ko ng aking salapi, at nananalig akong di niya ipagkakait sa akin ang ganito,

Pagkayari ng isipang ito, ay inakala ni Giseldang nagkaroon siya ng panibagong lakas, sapagka't nangyari siyang makatindig at makalakad

At ito nga ang sanhi ng pagkaparoon niya sa

bahay ng mabuting balo, at nasok doong gaya ng nabanggit na.

Pinakinggang halos madurog ang puso sa pagkahabag ni Julia ang salaysay ng kanyang kaibigan. Ang mga luha'y umagos na parang baha sa kanyang mga pisngi at sa mukha niya'y nakintal ang pagkaawa.

——Kahabaghabag na Giselda, gaanong hirap ang tiniis mo—ang halos di makahingang winika niya nang matapos makapagsalita ang mananahi, —Ngayo'y wala ka nang sukat na alalahanin, hindi kita pababayaan. Ngayo'y ibig kong makapagpahinga ka, at bukas ng umaga ay ikukuha kita ng damit para sa iyo, na kung di man bago ay kalahatian.

Wala ngang malamang gawin si Giselda upang pasalamatan ang gayong pagtingin ni Julia sa kanya at kaparis siya nitong luhaan ang mga mata sa pagtangis.

—¡Diyos ko! ¡Diyos ko!—ang pahimutok na binibigkas ng dalaga,—may mga puso pa ngang butihin sa mundo. ¡Oh! paano kaya kita magaganti diyan sa pagpapala mo sa akin.

Hinagkan siya ni Julia, bago nagwika nitong:

—Huwag na nating pagusapan iyan; ang ginagawa ko ay di mo sukat alalahanin; tumahimik ka, ang ulit at ulit ko sa iyo, at asahan mong walang sinomang makapapasok dito.

—¡Oh! anong sakdal buting puso mayroon ka; datapuwa't huwag kang mangamba Julia, hindi kita pahihirapan sa malaong panahon.

Ang mukha ng balo ay muling nagbago.

—Ayoko nang pagusapan pa ang bagay na iyan, ang inuulit ko sa iyo ngayon. Umaasa ako na susunod ka sa aking mga payo, at sa balang araw ay sasabihin mo sa akin ang iyong lihim.

—Iyan ang hindi mangyayari kailanman—ang ipinakli ni Giseldang napabangon sa pagkahiga, at pulangpula ang mga pisngi at nagniningning ang mga matá.—Kailanman ay di mangyayari, ang maipagtatapat ko sa iyo, at kung dahil dito'y itatanggi mo sa aking ako'y patuluyin..

—Hustu na,—ang hadlang ni Julia,—iya'y hindi dapat sabihin kahi't biro. Itagu mo kung gusto mo ang iyong lihim, at di naman kita pipilitin na sabihin mo sa akin at huwag mong isipin na kung di ko malaman ay di kita aampuning mabuti.

Si Giselda'y muli na namang nahiga sa kanyang hihigang lupaypay na lupaypay; ang ningning ng mga mata niya'y untiunting nawawala at ang mukha niya'y walang inihahayag kungdi ang lubós na pasasalamat sa balo, na malungkot na nakaupo sa tabi ng kanyang hihigan.



III



NARIRITO tayo ngayon sa Milan.

Ang kapistahang idinaos ng markes ng Piolta dahilan sa paglagda sa kasulatan sa pagaasawa ng kanyang bugtong na anák na si Amalia at ng konde Gerardo Soriani, ay walang katulad sa sigla at alindog.

Atin munang saysaying isaisa ang kayamanan ng mga salong pinagniningningan ng lalong kapinupinuhang palamuti at sampu ng arte at dilag na dapat na maipamalas ng gayong kadakilaang walang kapantay.

Ang lahat ng pinakapiling mayayaman sa Milan ay pawang panaohin sa magarang tahanan, subali't ang lalong kaakitakit sa mga mata ay yaong magsingibig na animo'y hantungan na ng tuwa at kaligayahan.

Sinasabing yao'y katibayan lamang ng isang pagiisang palad na idaraos sa ibang araw. Ang magnobyo ay nagkita sa Liorna sa loob ng panahon ng paliligo.

Ang markes ng Piolta ay naparoong kasama

ang kanyang anák na dalaga upang libangin ito, datapuwa't si Amalia, mulang mamatay ang kanyang iná ay naging mapanglaw, na mangyayaring ikamatay ang gayon kung di maaapula.

—Si Amalia ay di maituturing na isang tunay na ganda; subali't gayun man, ay nagtataglay ng̃ isang tikas na kaakitakit sa unang malas.

Matingkad ang pamumutla ng kanyang balat, maitim ang mga buhok, maganda ang mga mata, mataas, mainam ang tikas, sa minsang sabi'y nakabibihag sa gawang pagibig.

Marami ang nanuyo sa kanya datapuwa't parang hindi niya alumana. Tangingtangi lamang ang konde Gerardo Soriani, ulila at mayamang taga Toscana, na nang maipakilala sa kanya ay nakintal sa kanyang mga pisngi ang isang bahagyang pamumula at nagdanas na tumibok ang kanyang puso na noong nagdaang araw ay di dinayo kamunti man.

Mula nanga ng araw na iyon ay nagbago siya at ang konde Gerardo naman ay isinagawa ang angking kababalaghan.

Ang konde ay may mapulapulang balat, na katulad ni Amaliang kayumanggi, at ang nagbibigay sa kanyang mukha ng anyong parang babae ay ang taglay na mga mata.

Sa mga balintataw niya'y parang nalalarawan ang anyong isang bata, datapuwa't kapag binabagabag siya ng kahi't anong damdamin, ay karakarakang nagniningning ang kanyang titig, na

nagiging mabangis at nagbabagong ganap ang sa kondeng anyo ng mukha.

Ang konde ay masayá, mapagpatawa, mahilig sa mga kasayahan; sinasabing hindi siya dinadaanan kailanman ng sangdaling pagkalungkot, at maraming lubha siyang mga pinagdaanan sa kabuhayan na mga pagsasapalaran.

Subali't nang mangibig kay Amalia, ay nagiba karakaraka, naging walang kibo at palaisip, gayung noong una ay masayá at mapagbiro.

At sa ganitong pagbabagong ugali, ang markes na hindi] nakuhang di mangilalas nang ipabatid sa kanya ng anák niya ang pagibig nitong dinadanas ay sumunod sa dikawasa at ipinahintulot na mapakasal kay Gerardo, udyok palibhasa ng kanyang pagasa, na ang pagbabagong ugali ng binata ay magiging kaligtasan ng kanyang anák.

Ikinalugod nga ng lahat ang pagkabalita ng pagaasawang yaon, at talagang naging mapalad si Gerardo, sapagka't ang babaing kanyang magiging kabiyak ng puso'y higit ang kayamanan sa kanya.

Nalulugod na masakit ang markes ng Piolta ng gabing yaon dahil sa kaligayahan at kapalaran ng kanyang anák.

Kailanman ay di siya nagtatag'ay ng gandang kapara noon, at hanggang ang ipinangangambang karamdaman ay gumaling na ng lubusan.

Sa kanyang suot na rasong puting naliligid ng mga encahe, sa pangliig na perlas na nakasabit sa liig, na kaloob ng kanyang magiging kasi, at sa putong na mga brilyante na napapagitan sa kan-

yang buhok ay natutulad mandin sa isang reyna.

Isang bahagyang pamumula ang tumatakip sa kanyang mga pisngi, isang di pangkaraniwang kasiglahan ang namamalas sa kanyang mga mata; at ang kanyang mapupula at nagiinit na mga labi'y binubuksalan ng isang ngiting kaakitakit.

Malabis ang kasiyahang loob ng konde Gerardo sa kariktang angkin ng kanyang pinakaiibig.

Sa loob nga ng dalawang araw na lamang, at yaong babaing napakaganda na kanyang sinisinta at sumisinta naman sa kanya, ay magiging kanya sa habang panahon.

Para manding isang pangarap sa kanya at sumasapit ang sangdaling hindi siya makapaniwala sa gayong katuwaan.

Gayun ma'y manakanakang nangungunot ang kanyang noo.

—¿Ano mayroon ka?—ang usisa ni Amalia sa kanya nang minsang makita siya sa gayong anyo, —tila mandin nalulungkot ka.

—Ako'y napakaligaya nga—ang naibulong ni Giselda,—datapuwa't nangangamba ako sa kabila nito, na masira ang ganito kong kaligayahan.

—Huwag kang magisip niyan—ang isinaad ng dalagang nababalisa,—¿hindi mo ba nakikitang sa paligid nati'y pawang katuwaan ang isinasabog ng kabuhayan? ¿Ano't ang Diyos na sakdal buti'y parurusahan tayo? ¿Mayroon baga tayong kamaliang sukat na panagutan sa nakaraang panahon?

—¡Oh! wala nga—ang masiglang itinugon ng kondeng nakangiti,—patawarin mo ako, Amalia, su-

bali't ang kalakhan ng aking katuwaan ay nagbibigay kabaliwan sa akin.

—Pinatatawad kita, Gerardo, sapagka't ang walang kasinglaking katuwaang ito ay ating lahat; ako man ay nagdaranas din at hinahatian kita.

Siyang paglapit noon sa dalawang magkaulayaw ng markes ng Pioltang walang pagkasiyahan sa tuwa.

—¡Ah!—ang sambot na bigla,—kayo'y nagpapakalayolayo. Masdan ninyo't kayo ang hinahanap ng mga panaohin. Ipahintulot mo sa akin Gerardo na tabnan ko ang bisig ng aking anák na akin pa rin sa mga sangdaling ito.

—At magpakailanman ay talagang sa inyo rin ako, pinakaiibig kong amá—ang masayang itinugon ni Amalia,—yayamang pumayag si Gerardong manirahan dito.

—At sa ganyang kaparaanan ay parepareho tayong magiging maligaya—ang ipinakli ng binata.

—Datapuwa't samantala—ang pasubali ng markes, ay ilalayo mo sa akin ang anák ko sa ilalim ng pagdadahilang paroroon kang magliwaliw sa Alemania, Inglaterra at iba't iba pang hindi ko malaman, at walang pagsalang maiiwan ako ritong magisa sa Milan.

—¿Bakit hindi ka po sumama sa amin?—ang isinaad ni Amalia.—Si Gerardo'y masisiyahang labis kung magkagayon, ¿hindi ba?

—Mangyari pa.

—¡Aba... aba... aba! Hindi mo nalalaman kung anong iyong sinasabi. Darating ang sangdali na

sasawaan mo ako. Babayaan ko kayong lumakad na dalawa, at ang bendisyon ko na lamang ang tanging maisasama ninyo.

—¡Amá ko!—Ang ipinakli ni Amaliang niyayakap,—ikinagagalak kong labis na makita ko kayong maligaya. Anopa't asahan ninyong magiring si Gerardo at ako ay di lilimot sa inyo. Sa araw-araw ay tatanggap kayo ng aming liham.

—Makikita natin, makikita natin; datapuwa, samantala, sa iyong pagpupuyat ay nalimutan ko tuloy ang aking mga tungkulin sa pagkapanginoon sa bahay. Hayu na, umaasa ako sa inyo, mga giniigiliw kong anák.

At pagkayakap niya ng buong giliw kay Gerardo, ay tinabnan naman sa bisig ang kanyang bugtong na anák, at magkasama itong iniwan siyang masaya at nakatawa.

Hindi sila sinundan ng binata,

Nang sangdaling yao'y naroroon ito sa halamanan, na nasa malapit ng isang upuang kahoy at sa ibabaw nito'y lagmak na umupo, sapagka't ang kakilakilabot na guniguni ay muli na namang nanumbalik sa kanyang alaala.

Ang kanyang noong nangungunot, ang kanyang titig na malungkot, ang kanyang di pangkaraniwang mga panghihilakbot ay nagbabadya na may bagay na mangyayari sa kanya na di niya matiyak kung ano.

—Ako'y nagtataka—ang wika.—Kailanman ay di ko dinanas ang isang pagkabalisang napakalaki ng aking sariling tulad ngayon, at aywan ko kung

saan natutungkol ang ganito. Kung pagtutuwirin ay wala akong sukat na alalahanin, yayamang isa akong lalaking higit ang kaligayahan sa lupa, ako'y mayaman at iniibig ng isang napakagandang bulaklak na gaya ni Amalia, ¿ano pa ang aking nanasain kaya? Wala nga. Subali't hindi ako matiwasay, ako'y nababalisang parang may nakikinikinitang may mangyayari sa aking isang kasawian; iyang mga pangungusap ni Amalia ay nagdulot sa akin ng isang alaala na akala ko'y nalilibing na sa habang panahon.

At pagkatapos na maihaplos ang kamay sa noo, ay napabulong pamayamaya nitong:

—Siya man ay maganda rin, at lalalu pa marahil kay Amalia. Iniibig ko rin siya, datapuwa't nahintakutan akong makipagisangpalad sa kanya gawa ng kababaan niyang uri sa akin. Ang katakutan ko sa pula ay siyang nagbulid sa aking maging tampalasan; wala akong buong akala kungdi mababayaran ng ginto ang kanyang puri, subali't sa kabila nito'y di kinuha kungdi bagkus pa ngang ipinukol sa mukha ko. Hindi ko nga malimutlimutan ang gabing yaon. Wala nga siyang katuwiran kung sa bagay, na magkaroon ng mga pagasa sa akin, ito ang siyang katotohanan; datapuwa't anhin ko, kung talagang iniibig niya ako ay di siya magiisip ng anomang kapinsalaan sa akin. Bukod dito'y kakilakilabot ang gayon nang isipin niyang...

At hindi nanga nakuhang sundan pa, sapagka't isang panginginig ng katawan ang yumugyog sa lahat niyang kasukasuan at nagmasid siya sa

kanyang paligid na taglay ang pagkatakot at pagkagulo ng loob.

—¿Ano't gugunitain ko ang lahat ng iyan?... Ako nga'y baliw yata, napakabaliw ko. Ang nakaraan ay nakaraan. Aywan ko kung bakit ang ganyang salagimsim ay sumaksak ngayon sa loob ko. Kung ang lahat ng nagkaroon ng isang babaing ipinaubaya ay magkakaroon ng mga pagaalinlangan at mga pagngingitngit ng loob, ay pilit matatapos ang mundo sa araw ng bukas, sapagka't iyan ay bagay na hayag na nangyayari sa lahat. At isa pa'y di ko naman siya pinilit upang umibig sa akin.

Nagpatuloy pa rin sa mga ilang saglit sa ilalim ng gayong diwa; datapuwa't dahil sa takot niyang kung magtatagal siyang di pakita sa loob ng salon ay baka maghinala si Amalia at tuloy maging daan ng pagbubulungbulunganan ng mga panaohin, kaya't iniwan niya ang sulok na kinadoroonan at karakarakang napawi ang pagkagulo ng panimdim niya sa ngiting isinalubong ng kanyang sinta at sa di magkamayaw na katuwaan sa pagsasayáng yaong napakasigla.





## IV



ALAPIT nang magiikaapat ng madaling araw, nang umuwi ang konde sa kanyang bahay upang magpahinga sa kapagurang tinamo ng gabing iyon.

Ang utusang nagaantay sa kanya, ay bahagya pa lamang siyang namamataan ay sinalubong agad at sinabi itong:

—Ginoong konde, may tao pong ibig makipagusap sa inyo, at naroon po sa inyong silid at nagaantay.

Napakunot mandin ang noo ni Gerardo.

—¡Sa oras na ito! Ikaw ba'y nauulol. Ako'y mamataymatay na lamang sa pagaantok. Kung sinoman siya sakali, ay paalisin mo; ayokong tumanggap ngayon sa kanginoman.

—Sinabi ko na po, ginoo. Sinabi ko na po, pagdating na rito ng binatang iyan nang malapit na mag a la una.

—¡Ano! ¿Mula pa ng a la una ay naririto na ang binatang iyan? ¿At pinahintulutan mong makapasok? Magsalita ka, sabihin mo, kung sino ¿sinabi ba sa iyo ang pangalan niya?

Ang utusan ay hindi magkamayaw.

—Hindi po ginoong konde—ang itinugon,—datapuwa't. huwag po kayong magalit sa akin: sasalitin ko po sa inyo ang nangyayari. A la una po ay nakaramdam ako ng tunog ng timbre, subali't hindi po ako kumibo, upang huwag malaman ng tumatawag na may tao sa bahay. Datapuwa't muli na naman pong tumawag kaya po binuksan ko na, at sa pagbubukas ko ay isang binatang namumutla, matatakutin at walang malay gawin ang nakita ko.

—Huwag mong pahabaan ang pagsasalita, madali kang tapusin mo—ang balisang sambot ng kondeng naiinip.

—Pagtatanong ko po ng sadya—ang masiglang saad ng utusan—ay lumapit sa akin at nagsalita ng:

—¿Naririyan ba ang konde Soriani?

—Wala po rito—ang isinagot ko,—at marahil po ay di uuwi ngayong magdamag.

—Nalalaman ko nga, nasa sa bahay ng kanyang kasuyo upang pumirma sa kasunduan sa paglisang-palad.

—Kung gayon, nalalaman pala ninyo, ¿ano't naparito kayo't hinahanap ninyo?

—Sapagka't kailangan kong makausap siya sa kanyang paguwi. Kung ayaw ninyo akong patuluyin, ay aantabayanan ko siya sa hagdanan; datapuwa't tantoin ninyong nasasalig ang ganito kong pagparito upang maiwasan ang isang malaking kapanganibang napipinto laban sa ginoong konde.

Pagkarinig nito ni Gerardo ay kinilabutan.

—¿Tutoong sinabi iyan?—ang itinanong ng konde.

—Opo, ginoo. At pagkawika po nito, ay itinanong ko ang pangalan niya; at ito po ang isinagot sa akin:—"Kahima't sabihin ko sa inyo ay di ninyo ako makikilala kung sino; subali't umasa kayo na ito'y kaunaunahan at kahulihulihang bugso ng aking pagparito, sapagka't bukas ng umagang umaga ay aalis ako dito sa Milan"

—¿At naparito kayo upang magbigay tulong sa aking ginoo?—ang itinanong ko.

—Opo, isinusumpa ko.

Nang magkagayon ay hindi na po ako nagalinlangan, pinapasok ko po sa inyong silid, sinindihan ko po ang ilaw at sinubukan ko kung anong sasabihin. Datapuwa't kahi't isang salita man lamang ay hindi nagbigkas. Naruroon pong walang kakibokibo at inaantay kayo.

—Bayaan nga iyang pangabala lamang—ang naibulong ng konde,—ang binatang iyan marahil ay nangangailangan lamang ng salapi kaya't naglalabas ng ganyang komedya. Mga dalawang salitaan lamang at paaalisin ko na.

—Sasabihin ko po sa kanya na...

—Huwag—ang hadlang ng kondeng pinipigil ang utusan.—Labis na ako upang magpalayas sa kanya. Pumaroon ka nang matulog, sapagka't puya't kang puyat.

Nais nga ng utusang mabatid ang lihim na ipagtatapat ng di kilalang tao sa kanyang pangi

noon; datapuwa't palibhasa'y hirati siya sa pagsunod at saka antok na antok na kung kaya madaling nagpahingâ sa kanyang silid.

Si Gerardo, na di nakuha ang maghubad ng makapal na suot at magalis ng sumbrero, ay binuksang dalidali ang pinto ng loob ng kanyang bahay na kinadoroonang walang pagsala ng mahiwagang taong nagaantay sa kanya.

Isang ilawang may malabong globo ang tumatanglaw ng malamlam sa silid, at siyang nagbibigay ng anyong mapanglaw at nakatatakot sa lahat ng mga bagaybagay doon.

Ang mga dinding na bató ay natatakpan ng damaskong pulang magulang, napapalamutihan ng ilang kuwadrong may larawan sa pamamaril na kinagigiliwang tutoo ng konde.

Ang sahig ay nasasapnan ng alpombra, at ang mga kasangkapang naroroon ay nakalulugod sa mata.

Sa tsimenea ay naglilingas ang ilang putol na kahoy, na nagpapainit sa buong bahay.

Sa ingay ng pinto, ang binata na nakaupo sa malaking silya, ayon sa pagkakasabi ng utusan, ay nagtindig na dalidali.

Hindi napagsino ni Gerardo nang unang sangdali; kungdi nakita niyang payat lamang, hindi kataasan, ang buhok ay maitim at bahagyang hawi, at ang mukha'y putlang putla.

Ang damit na suot ay malinis ang kanyang tingin; datapuwa't hindi magara.

—Maginoo—ang winika ng konde,—sinabi sa

akin ng utusang ko na mula pa kanina'y naririto na kayong nagaantay upang magsabi ng isang napakalaking kapanganibang sa aki'y bumabala. Marapatin mo pong umupo at sabihin sa akin kung anong kapanganiban iyan. anopa't isinasamu ko lamang sa inyong kamahalan na magmadali lamang ng pagsasabi, sapagka't ipinagtatapat ko sa inyong ako'y pagod na pagod at ibig kong mapahinga agad.

Huwag kayong matakot, ginoong konde, madali po tayong magkakalutas.

Ang hagong ng boses ng di kilala ay pumukaw sa loob ng kausap.

Nagbago nga ang mukha nito, kaya't nanginginig ang tinig na nagwika:

—Marapatin mo po lamang na sabihin sa akin ang inyong ngalan.

Ang di kilala'y hindi tumugon, inalis ang takip na sutlang nagpapalamlam sa ilaw ng globong kristal, at matapos na humarap na muli sa konde ay buong pagmamataas na nagwika dito ng aniya:

—Masdan ninyo akong mabuti.

Kinilabutan si Gerardons parang nakakita sa harap niya ng isang nakasisindak na malikmata.

Ang pamumutla niya'y nagulol na lalo at nanginig ang kanyang mga labi.

—¡Giselda!—ang di magkawastong sambot na itinataas ang mga kamay dahil sa panggigilalas at sindak.

Ang dalaga, na siya nga at dili iba na nag-

balatkayo lamang ng papagayong bikas, ay nangiti ng ngiting nagbabanta.

—¿Sa anong dahil at nakila'a ninyo ako?—ang isinaad. Hindi ninyo inaakalang muli ninyo akong makikita, lalunglalu nanga ngayong gabi.

Si Gerardo ay nagpilit na magpakitang matiwasay, bago buong kalamigang loob na nagwika;

—Ikinamamangha kong makita kayo sa aking tahanan makaraan yaong ginawa ninyo.

—¡Ang ginawa ko!—ang ipinakli ni Geseldang taglay ang nakatutuyang anyo ng pangungusap.—Tunay nga, maykarapatan kayong ipalagay akong parang isang katatakutan, at hindi ko nga dapat na itaas sa harap ninyo ang aking mga mata. Datapuwa't kung pagtutuwirin, ay kayo ang siyang bagay magbaba ng mga mata, gaya ng ginagawa ng tunay na mga salarin.

—Tapusin natin ang usapan—ang sambot na bigla ng konde. Sabihin ninyo sa akin ang inyong gusto ¿Marahil ay naparito kayo ngayon upang kunin yaong salaping tinanggihan ninyo ng minsang isang araw? Dudublihin ko pa ang halaga ngayon.

Pagkarinig ni Giselda ng mga pangungusap na ito, ay kulang na lamang na yapusin sa galit ang konde, at gayon na lamang ang bagsik ng kanyang titig at pangangatal ng buong katawan.

Subali't pinagpilitan niyang makapagpigil muna kaya't nagwika ng aniya:

—Hindi sa paghingi ng salapi ang ipinarito ko.

Ibig ko nga lamang na makipanayam ng kaunti sa inyo.

—¿At kung di ako pumayag? ¿Kung tawagin ko ang aking utusan upang dalhin kayo sa labas ng daan?

—Mangyayari ninyong gawin ang ganyang katampalasanan—ang matiwasay na itinugon ni Giselda;—datapuwa't lubos ang pagasa ko na di ninyo mamarapatin ang gayon, sapagka't hindi ko ibig ang kaguluhan, at lalunglalu nanga iyang inaayawan ninyong mapakinggan, ay inaakala ko, na maiibigan ng iba at ang inyong kasintahan lamang ay inaakala kong malugod na pakikinggan

Ang konde sa galit na di mapigil, ay nagalis ng sumbrero at pinahid ang pawis na tumutulo sa kanyang noo.

—Magmadali lamang sana—ang saad ng konde, —¿anong ibig ninyong sabihin sa akin?

—Sa banta ko'y di ninyo matatagalang pakinggan ako ng kayo'y nakatayo, sapagka't ang pagsasalaysay kong bibigkasin ay may kahabaan. Ako'y uupo dito; kayo naman ay makauupo kung saan ang ibig ninyo; subali't kung ibig ninyong walang ibang makariinig, ay pagpilitan ninyo kung mangyayaring lumagay sa malapit sa akin.

Ang mukha ni Gerardo'y nagbabadya ng kanyang lungkot at sama ng loob; kinuskos na galit na galit ang mga kamay, at saka naupong padabog sa isang silya, sa di kalayuang agwat sa dalaga.

—¡Oh! ¡Ang aking mga salagimsim!—ang ibinulong.

Ang dalaga ay matiwasay ang ayos sa tingin.

Nakadamit lalaki, putol ang buhok, namumutla ang mukha, nanglalalim ang mga mata at nagkakatikom ang mga labi, naparam nanga sa kanya ang saya at liksi nang ibigin siya ng konde sa loob ng ilang buwan, hanggang sa sumapit ang kápaitpaitang sangdali.

Nang sangdaling yaon ay nahahanda ang mananabi sa anomang pakikibakang mangyayari.

Ang lahat ng naghahari sa kanyang loob ay pawang kasayahan at pagmamalaki sa ikapagtatagumpay ng kanyang dakilang mithi.

Ang matagal nang pinakanasanasa niya'y nasunduan din sa dikawasa.

Ganap na tatlong taong pinapangapangarap niya ang gayon sa pagiisa sa kanyang bilangguan, sa loob niyong mga kakilakilábot na pagpupuyat dahil sa lungkot at pagkapariwara.

Tanging ang pagasa, na darating ang araw na masusumpungan niyang harapharapan ang lalaking lumikha ng kanyang pagkasawi at kalungkutan, ang siyang bumubay sa kanyang loob.

Sinabi man niya sakali ang pangalan ng nagpahamak sa kanya, isinigaw man niya sa harap ng sangbayanan, ¿ay parurusahan kaya dahil doon?

Ang paglingap, ang mga kaibigan, at ang makapangyarihang tulong, ay siyang makapaglilig-tas sa kanya.

Ang magsaisip na si Gerardo ay pakakasalan

siya, gagawing kondesa ang isang maralitang mananahi lamang, ay maituturing na isang baliw.

Siya'y dinusta ng lahat, at ang lalaking yaon an kaunaunahan.

I inagtiisan niyang lahat, at ang kanyang paghihiganti ay ikinubli niya at tanging siya lamang ang nakatatalos.

Sa loob ng ilang saglit ay kapuwa natigilan lang dalawa.

Ang konde, galit na galit, hindi magkamayaw na hinubad ang mga guwantes sa isang silakbo ng nerbiyos at inihagis sa malayo.

Ibibigay na niyang lahat ang kalahati ng kanyang yaman kung tatapusin lamang ni Giseldang dagli ang pagsasalaysay, datapuwa't gayun ma'y hindi siya makapangahas na magsalita ng anoman.

Minamasdan siya ni Giseldang parang hindi nababalisa. Parang naguusisa sa kanyang sarili kung ang lalaking yaon na nasa harap niya nang sangdaling yaon, ay iyon ding pinanikluhuran niya minsan isang araw na animo'y isang baliw siyang humihinging pakasalan.

—Ginamit ko ang ganitong lalang na makarating hanggang sa inyong harap—ang karakarakang isinaad,—sapagka't natatantu ko na kung ako'y hahanap ng kaisa ng tunay kong damit at ipakikilala ko ang aking pangalan, ay walang pagsalang ang utusan, na di nakakilala sa akin, ay di ako patutuluyin at tuloy ipagbibigay alam sa kagawaran ng mga pulis na malapit dito upang ako' maipagtabuyan.

Ang mukha ng konde ay nanibago ng higit kaysa dati, at nagngangalit ang tinig na nagsulit ng aniya:

—Namamali kayo ng pagkukuro.

Tinitigan siya ni Giselda ng titig na pakutya at saka malumanay na inailing ang ulong tanda ng pagtutol.

—Kilala ko kayong mabuti—ang isinaad,—at kilala ko rin ang inyong utusan, upang pagalinlanganan ang gagawin ng bawa't isa sa inyo, kung ang maralitang mananahing ito'y magpapakilala ng tunay niyang bikas. Subali't anhin nating pagusapan ang ganito, ibaling natin sa ibang bagay. Sabihin ninyo ginoong konde, ¿nalimutan na baga ninyo ng lubusan ang nakaraan?

—¿Ano't aalalahanin ko pa?—ang ipinakli ni Gerardo ng buong pagmamatigas.—¿Ano mayroon tayo sa ngayong sukat na pagusapan? Isang araw ay nasalubong ko kayo sa aking paglalakad...

—Sabihin ninyong maliwanag, isang gabi, ginoong konde—ang hadlang ni Giseldang nagliliyab ang mga mata sa di maulatang pagkaaglit.—Apat nang taong nakararaan ang ganito. Ako'y isang dukhang tulad din ngayon, datapuwa't may dangal. Tinuruan ng aking iná at lagi na sa kanyang piling, hindi ako natuto ng anomang kasaman. Mawiwika nga ng madlang ako'y malaking tao at mapagmataas, sapagka't hindi ako nanghingi ng kahi't ano kanginoman; subali't itinuro sa akin ng iná kong huwag magpakumbaba at magsinungaling. Ako'y walang layaw sa mundo kungdi

isa lamang: ang sa aking iná. Wala kunggi isa lamang ang maipagmamalaki ko:—ang kabanalan ko.

Ang dalaga ay napahintong isangdali, na itinututop ang kamay sa noo, samantalang ang konde'y wala namang kakimikimik.

Si Giselda ay nagpatuloy ng pagsasalita:

—Isang gabi'y naghatid ako ng isang gawa sa isang babaing naninirahan sa liwasan ng Areglio. Malayong tutoo sa aming bahay at noo'y gabi nang lubha; sapagka't inaantay ng babae ang gawa at ako nama'y nangangailangan ng kuwarta, kaya't hindi nangyaring di ako lumabas ng lansangan. Nagmamadali ako ng paglakad, na namamaybay sa mga bakod na bato sa daan na di tumitingin sa nasasalubong ko. ¿Naaalaala baga ninyo? Ako'y liliko sa isang eskina, nang sasasagupa ang isang lalaking may pasang mabigat na paldo na nakabunggo sa akin ng buong lakas na ikinapahiga ko sa lupa. Hindi naman ako nasaktan, datapuwa't namula ako sa hiya at sa pagkabigla, at ang paketeng taban ko sa kamay ay gumulong ng malayo. Nang sangdaling yao'y nagdaraan naman kayo, nakita ninyo ang gayong nangyari, pinarusahan ninyo ang lalaking nagtatawa pa ng pagkasagasa sa akin, pinulot ninyo ang pakete at inalalayan ninyo akong tumindig. ¿Hindi baga ganito ang simula ng ating pagkikilala?

—Tunay nga—ang itinugong banayad ng kondeng sumasagunita ang araw na yaon at oras.

—Nagpasalamat ako sa inyo, na walang iba pang nasa isip, at karampatan nga sana ninyong

ipinaubaya akong magpatuloy ng matiwasay sa aking paglakad. Datapuwa't nakita ninyo nang sangdaling yaon ang aking mukha, at kabataan, inisip ninyong ako'y isang maralitang babae at kayo nama'y mayaman, mahal na maginoo, at pangarapin sa mga bagong madadaya; kaya't hinirang ninyo ako marahil, na parang isang bagong bihag sa pagkasawi.

—Kay sama naman ng inyong palagay sa akin —ang biglang hadlang ng konde.—Tunay nga't di ko tinutulan, na nararapat akong lumayo noon sa inyo; datapuwa't di ko nadaig ang sarili, kaya't nanatili sa inyong piling. Inibig ko nga kayo mula na nang sangdaling iyon.

Si Giselda'y pakutyang nangiti.

—Iyan ang sinabi ninyo upang ako'y mahikayat.

Tumango ang konde at saka nagsalita ng aniya:

—Iyan ang siyang katotohanan.

—Kung ganyan nga ang nangyari—ang ipinakling taglay ang nanginginig na boses ng manananahi,—di si'y di ako nahatulan sa kasalanang mabigat.

Ang konde'y tumugong di nakatiis:

—At kung tunay ngang ako'y inyong ibig, ay di ninyo aasalin ang gaya ng inyong ginawa.

Si Giselda'y nangitim sa galit.

—Noo'y minimithi kong magkaroon ng isang amá ang aking anák—ang biglang sambot niya.

—Kabulaanan. Ang inyong minimithi noo'y ang maging kondesa. Ang sanggol ay isang dahilan na

lamang. Tunay, ako'y naging salarin sanhi sa di ko pagkakatutong lumining ng pagibig at ng tungkulin. Subali't sumagot kayo. Bago ba kayo napahinuhod sa akin ay, ¿gumamit ako ag lakas? ¿Nagbigkas ba yaring bibig ng salitang dapat ninyong panghawakan na ako'y pakakasal sa inyo?

Hindi nanga nakuha ni Gerardong magpatuloy.

Nagtindig si Giseldang minamalas siya ng walang katigatigatig at nagaapoy ang dibdib na nagwika.

—¡Ah!—ang biglang sambot na taglay ang kakilakilabot na tinig.—¿Ayaw pa rin kayong sumuko at ngayo'y ako pa ang binibigyan ninyong sala sa katampalasanan? Ang maralitang mananahi'y hindi nga nararapat na inyong maging giliw. Ang hinahangad nga ninyo'y ang gawing kalunya lamang. Iya'y ikadadakila ninyo at inaakala yata ninyong ipagmamalaki kong maturing na babae. Nang ang abang babai'y manikluhod sa inyo at sumamong pakasalan, ay hinagisan ninyo ng isang supot na puno ng ginto, sapagka't inaakala ninyong mangyayaring mabayaran ang gayon. ¡Oh! kay buti ninyong dumaya sa akin, at ngayo'y tinatanong pa ninyo ako kung paano ko kayo inibig, kung bakit ako napahinuhod sa inyong magdarayang pagsamo, kung paano ako nagkaroon ng isang maling pagasa na maging kasuyo ninyo sa habang buhay Datapuwa't ayoko nang magingat ng anomang natutungkol sa inyo Ang anák ninyo, na pinananalaytayan ang mga ugat ng inyong dugo, ay kinitlang ko ng buhay. Ang aking iná'y namatay

dahil sa pagkasira ng aking puri, at hindi ko iki nabakla ng loob kamunti man; ako'y nahatulan, nagtiis ng hirap dahil lamang sa pagkukubli ng aking lihim, at pinagpilitang kong manglaging tahimik, walang kibo at malihim.

Tuwi na'y higit ang pagtatakang pinakikinggan ni Gerardo ang dalaga.

Ang di magkatuwidtuwid na mga pangungusap ni Giselda, ang mga kumpas nito, ang panginginig ng katawan, ay nagpapakilalang sakbibi ng isang sumpong sa pagkabaliw,

Gayun man, ang binata ay hindi nagkaroong takot, kaya't matiwasay ang loob na nagtanong ng:

—¿At iyan baga ang lahat ninyong sasabihin sa akin kung kaya kayo naparito?

—Iyan nga po at may iba pang mahigit diyan —ang itinugon ni Giselda.—Inaakala ninyo marahil na babayaang ko kayong matahimik, kaya't isinalimot na ninyo ng patuluyan ang sa aking malungkot na aklat ng buhay. Kayo'y nahahanda nang magasawa sa isang dalagang maganda, mahal at mayaman na umiibig naman sa inyo. At sabihin ninyo sa akin: ¿saang katuwiran nababatay na kayo'y magiging maligayang dalawa sa balang araw, samantalang ako'y lagi nang ganito sa kasawiang-palad, at wala nang pagasa sa buhay dahil sa kagagawan ninyo, at sampu ng aking puso'y durogdurog na sa sakit? Iya'y hindi mangyayari Walang alinmang batas ó kaya katuwirang nagpapahintulot niyan, at ako ang humirang ngayon sa aking sarili na maging hukom na hahatol

at berdugong manunuparan sa kahatulan. Inaantay kayo sa araw ng bukas ng inyong giliw. ¿Hindi po ba? Kung gayon, pumarito siya't hanapin kayo.

At maliksing parang lintik si Giseldang nakadukot sa bulsa ng isang mahayap at manipis na sundang, na itinarak karakaraka sa dibdib ni Gerardo, na di man nakuha nitong mailagan.

Ang konde'y napasigaw; naglakas loob na magtindig, subali't muling nabulagta sa silyong t'gmak ng dugong bumukal sa kanyang dibdib, anopa't gayun ma'y nagwika rin ng mahina nitong:

—¡Oh! ¡Ang aking mga salagimsim! Kulangpalad na Giselda, ¿anong ginawa mo?

Ang mananahi'y napasigaw sa sindak, na parang naisban siya sa takip na lumalabo ng kanyang bait.

Parang isang baliw na lumagay sa ibabaw ng katawan ni Gerardo, ibig niyang bunutin ang sundang upang muli pang itarak, datapuwa't ang konde sa pagpipilit ay nangyaring napigil ang kanyang kamay, na nakapagsalita tuloy ng aniya:

—Bayaan mo na ako. Kita'y pinatatawad. Umalis ka na Giselda.

—Umalis, hindi; ibig kong mamatay dito sa iyong piling.

—Lumakad ka na—ang muling isinaad ng konde—ayokong masiraan ng dangal ang aking pangalan; lakad na.

Si Giselda'y nagtindig na nahihintakutan.

—Umalis ka, ang ibig ko—ang muling winika ni Gerardo.—Kita'y pinatatawad.

Hindi nanga nakapagsalita pagkatapos; pumigil ng mahigpit sa silyon at isinandig ang ulo.

Wala ngang akala si Giselda kungdi patay na, gayun ma'y parang isang baliw na niliglig ang mga bisig at muling pinaibabawan, at pagkatapos na mabigyang halik ng buong paggiliw, ay naghimutok:

—¡Gerardo! tugunin mo ako, tugunin mo ako. ¿Datapuwa't tunay kaya, mangyayari kayang ako ang naging berdugo mo? ¡Oh! sa mga sangdaling ito'y naparam nang lahat ang aking galit, nais kitang buhayin at bigyang ligaya. Gerardo, Gerardo, magsalita ka, magsalita ka, para mo nang awa; ¡namatay ka, at ako ang pumatay sa iyo! ¡Ah! kay lupit ko; datapuwa't isinusumpa ko sa iyo: ang pangalan mo'y di masisiraang dangal; ipinangangaku ko sa iyong hahatulan ko ang aking sarili.

Inilapit niya sa ibabaw ng malamig na noo ng konde ang kanyang mga labi, nagmasid siyang mabuti kung may nakamalas ng gayong pangyayari, at nang wala siyang makita'y dalidaling lumabas sa pintuan ng walang anomang kakalakalatis.

Samantala naman si Gerardo, na hindi kumikilos, ay hindi pa naman nalalagutan ng hininga.

Dahandahang nagbangon at idinilat ang mga mata.

Nagiisa siya at maliwanag pa rin ang pagiisip.

—¡Ah!—ang naibulong,—ako'y buong lupit na

pinarusahan. ¡Amalia! ¡Di nagkabula ang aking salagimsim! Subali't ayokong may makaalam ng katotohanan ng pangyayaring ito, ayoko.

At nagpilit na magtindig.

Siya ngang paggawa ng isang kakilakilabot na bagay.

Ang konde'y nakikipaglaban sa kamatayan. Marahil ay may natitira pa siyang buhay sa mga ilang sangdali; at ito'y kanyang sinamantala, kaya't nang makakapit sa mga naroroong kasangkapani ng bahay ay tumutulo ang dugong nagipod na hind magkawasto ang mukha sa hirap, hanggang sa nakarating sa kinaduroonang ng susulatan.

Nalalaman nga ng kondeng kung bubunutin niya ang sundang na nakatarak sa kanyang dibdib ay mamamatay siya karakaraka, kaya't tiniis niya yaong walang kapantay na sakít na siyang ipinagpapawis ng buo niyang katawan at ipinaninindig ng kanyang mga buhok.

Nang makalapit na sa mesa, ay sinambot ang isang pliyegong papel at isang panitik, at sapagka't inaalalayan siya ng isang mahiwagang lakas, ay nakasulat ng maliwanag na ganito ang sinasabi:

"Huwag magparatang kanginoman sa aking kamatayan, ako'y kusang nagpakamatay.

"Ako'y humihinging tawad sa aking sinta, sa aking mga kamaganak at sa aking mga kaibigan, at sapagka't walang magmamana sa akin na malapit na kamaganak, ay ipinagkakaloob ko ang aking lahat na kayamanan sa mga dukha.

"*Konde Gerardo Soriani*"

Bahagya nañgang natapos, ang mahiwagang lakas na umaalalay sa kanya ay nawala na. Itinaas ang mga bisig at saka nahandusay sa ibabaw ng alpombra.

Ang nañgiñginig niyang mga kamay ay nahawakan pa rin ang puluhan ng sundang at nabunot sa pagkakatarak.

Siyang pagbulwak ng maraming dugong nasa sa loob ng sugat. isang patak na luha ang umanod sa itinitirik na mga mata ni Gerardo, at nakapagbigkas pa rin ang bibig ng isang pangalang:

—¡Amalia!

Pagkatapos ay nabuwal nang walang kagalaw galaw sa sahig, at dito nanga nagsimula ang paghahari sa tahanang yaon ng kalagimlagim na panglaw ng kamatayan...





V



ANG kinabukasan ay siya na lamang usapusapan sa Milan ang katakatakang pagbibigting yaon.

Sinasabing ang utusan ng konde pagpasok kinabukasan sa kinaduroonang tahanan ng kanyang panginoon, ay nakitang nakabulagta ito sa sahig at umaanod sa dugo.

Di nagluat at kumalat kaagad ang balita sa buong lansangan, ipinagbigay-alam sa pulisya, at ang ispektor, pagkatapos na mabatid ang kasawiang nangyayari ay karakarakang sinunggaban ang papel na sinulat ng konde.

—Nagpakamatay—ang isinaad na ipinakikita ang pliyegong may sulat.

—Hindi po mangyayari—ang ipinipilit ng utusan,—pinatay po at ang pumatay ay isang binatang di kilala.

—¿Isang binata?—ang usisa ng ispektor.

Isinalaysay ng utusan ang lahat ng kaisang sinabi niya sa kanyang nasirang panginoon, at idinugtong pa:

—Ang ginoong konde po ay inuutos sa aking ako'y matulog, sa kaayawan marahil na masubukan ko ang pakikipanayam niya sa binata. Sinabi sa aking kaya na niyang magisa ang pagpapalayas sa nakagagambalang panaohing yaon, na marahil ay ibig lamang na humingi ng kuwarta.

—¿At hindi ba ninyo nakikita kailan man ang taong iyon?

—Hindi po, ginoo.

—¿Hindi ba sinabi ang pangalan?

—Hindi po. At nagsisisi po ako ng pagkakapatuloy ko, sampu ng pagkasunod ko sa aking panginoong matulog.

—¿At wala kayong narinig na anomang galabugan, ó sigawan kaya?

—Wala pn, ginoo. Sapagka't puyat na puyat po ako ay nakatulog ako karakaraka. ¡Oh! Kung nalaman ko lamang pong magkakagayon...

Samantalang ginagawa ang lahat ng pagsisiyasat, ay ipinagbigay-alam sa markes ng Piolta ang nangyaring sakuna.

Ang kaawaawang matanda ay gayon na lamang ang pagkasindak.

¿Diyata't mangyayaring magpakamatay ang konde Gerardo ng bisperas ng kanyang kasal, gayong kalalagda lamang niya sa kasunduan ng pagaasawa?

Nakita niyang matuwangmatuwa nang umalis sa kanyang bahay, pagkatapos na mabigyan ng magiliw na halik ang kanyang sinta, ¿paano makapaniniwalang magtatangka ng gayong kapang-

lawpanglaw na adhika?

Pagpapaalam ng konde sa kanyang magiging giliw, ay nagwika pa mandin dito, ng:

—Hanggang bukas.

At ito ba ang "hanggang bukas" na sinabi, hindi pala kungdi hanggang habang panahon.

¿At sa paanong paraan maibabalita kay Amalia ang kakilakilabot na balitang ito?

Ang diwang nakikinikinita na sasapit sa kanyang anák, ay nagbibigay balisa sa kanya na higit pa kaysa balitang yaong katatanggap niya.

Kinakailangang pagisipin ang paraang maikubli sa anák niya ang katotohanan, at ang kaawaawang amá, matapos makapaghunos dili ay nagtungo sa silid ng kanyang anák.

Ito'y kababangon lamang, at matuwangmatuwa, pagkakita sa kanyang amá ay napasigaw, at niyakap sa liig bago nagwikang hinahagkan ng:

—¡Nagbangon na pala kayo! ¡Oh! ¡Gaanong pagkamangha ang tatamuhin ni Gerardo!

Ang katuwaan ng anák ay nagdulot ng kakilakilabot na dusa sa kanyang amá.

—Hindi—ang ipinakli;—si Gerardo'y hindi pa naparirito, at marahil ay di mo na makikita.

—¿Hindi ko po makikita?—ang sambot na bigla ni Amalia, na gayon na lamang ang pamumutla at pagkagikla.—¿Ano po ang nangyari sa kanya? ¿May sakit po ba?—Kung gayon po, tayo na, tayo na't ating dalawin.

Ang markes ay halos mawalat ang dibdib sa pagdurusa.

—Hindi—ang saad.—Tumahimik ka; walang sakit, kungdi kaninang madalingaraw, nang magpaalam dito, ay nasalubong ang kanyang isang kaibigang matalik na nakiusap sa kanyang maging inaama lamang...

—¿Sa isa po bang paglalamas?

Datapuwa't nang mahalata ni Amalia ang pamumutla ng kanyang amá at ang pangangatog, ay nagwika:

—¡Ah! Ikinakanlong ninyo sa akin ang katotohanan, nakikita ko sa inyong mukha. Sabihin ninyo ang tutoo. ¿Si Gerardo po ba ang siyang makikipaglamas?

—Hindi, hindi,—ang di magkatuwid na ibinulong ng markes, nalunod.

Si Amalia'y napasigaw.

—¿Sabihin ninyo kung nakipaglamas? Sabihin ninyo, alangalang sa Diyos, ¿hindi ba ninyo nakikitang ikamamatay ko ang ganyan?

—Anák ko—ang sambot na malumanay ng markes na kinakalong sa kanyang mga bisig ang dalaga —Huwag kang magsalita ng papaganyan. Kung ikaw ay mamatay, ako man ay mamamatay din.

Ang mga pangungusap na ito'y hindi sapat upang matiwasay ang mga katakutan ni Amalia, na sa bawa't saglit ay lumulubha.

—Sabihin ninyo, ¿ano po ang nangyari sa kanya Diyos ko?—ang ibinulong.—Sa banta ko'y masisiraan ako ng isip.

Walang matutuhang sabihin ang markes, ano-

pa't siyang pagkarinig nang sangdaling yaon sa kabilang silid ng isang tinig na nagsasaad ng aniya:

—¿Diyata kaya't tutoong nagpakamatay ang konde?

Ang tinig na yaon ay dili iba't sa isang bataang babae.

Narinig ni Amalia ang gayon, at sa pagsigaw na bigla, ay nawalan ng diwa.

—¡Diyos ko, namatay ang aking anák!—ang nasambot na bigla ng markes.



## VI



ANG pagsaulan ng bininga si Amalia, ang unang nakitang tao'pagdilat ng mata ay ang kanyang amá, na maputla at naghihimutok na nanginginig na parang isang salarin.

Bahagyang napagalaw, ang nagkakatikom niyang mga labi'y nabuka ng kaunti at ang pananauli ng kanyang buhay ay napagwari sa kanyang titig, na untiunting napapako sa mukha ng markes.

—Amá ko—ang saad,—¿tunay nga po bang nagpakamatáy si Gerardo?

Hindi sumasagot ang matandang iniyuko ang ulo.

Sa harap ng gayong piping pagsangayon, ay napadaop kamay si Amaliang di man inagusan kahi't isang patak na luha ang mga mata.

—Hindi nga ako iniibig ni Gerardo—ang banayad na winika.

—Huwag kang magsalita ng ganyan—ang biglang sambot ng markes, na inaapawan ang dibdib ng dusa. Sa lahat ng ito'y nasisilip ko ang isang kapahamakang di ko mapagwari.

Si Amalia'y nagbangon sa kanyang hihigan.

—Sabihin ninyo sa akin ang lahat ng nangyari—ang sambot na biglang hindi inaagusan ng luha ang mga mata; may katuwiran po akong makatalos niyan.

Hindi nga nagkaila ang markes ng anoman sa nangyaring kapahamakan sa bahay ng konde.

Pagkarinig ng dalagang ang utusan ni Gerardo'y ipinagpipilitang pinatay ang kanyang panginoon ng isang di kilala, ay nagwika siyang taglay ang malaking lumbay, ng:

—¡Si Gerardo pa rin ang dapat kong sisihin! ¿Ano't hindi niya ipinadakip ang taong iyan?

—Wala pong nakakita maliban lamang sa utusan. Sa kabilang dako, ang pagsasalaysay na iniwan ng konde ay nagpapatunay na walang sinomang may kasalanan.

—¿Gumawa po ba si Gerardo ng ilang pagsasalaysay?

—Oo,—ang itinugong banayad ng markes, at inulit nito ang mga salitang itinitik ng konde.

—¡Humihingi ng tawad sa akin at saka nagpakamatay!—ang ibinulong ni Amalia.

Pagkatapos, sapagka't may sumaksak sa kanyang bigla na isang diwa, ay nagwika:

—Ibig kong makita ang bangkay.

—¡Anák ko, alangalang sa Diyos!

Gayun na lamang ang pangangatal ng labi ng Amalia.

—Ibig ko po ang ulit:—at kung itatanggi ninyo sa akin, amá ko, ay inaakala kong ako'y mabа

baliuo ¡Hindi pa rin ako naniniwala sa kanyang pagkamatay, hindi ipahihintulot ng Diyos ang ganyan!

At muli na uamang umiyak si Amalia, at ang mga luhang umagos sa kanyang mga matang tumigmak sa noo ng ama, ay siyang nagligtas sa isip at buhay ng dalaga.

Sa loob ng ganitong sangdali, ay siya na lamang pinaguusapan sa siyudad ang nakapagtatakang pagpapakamatay.

Hindi nga sukat mawari kung paano ang konde, na nang gabing nagdaan ay tuwangtuwa dahil sa pakikipagisang dibdib niyang idaraos, ay mangyayari, na sa loob ng ilang oras, tanging sa mga ilang oras lamang, ay magbago ng kaisipan at magpakamatay.

Ginawa ang lahat ng pagsisiyasat at paghanap upang madakip ang di kilala na ayon sa utusan ay siyang nararapat na pumatay sa kanyang panginoon; datapuwa't walang anomang bakas na natuklasan.

Sa kabilang dako, ang sulat na may lagda ng konde, ay nagpapakilalang walang sinomang mapaghihinalaan.

Pagkakita ni Amalia sa bangkay na yaong nangingitim at tigmak ng dugo, ay nakaramdam ng panglulumo ng katawan. ¡Gaanong gugugulin niyang pilak, matuklasan lamang ang hiwaga ng gayong pagpapakamatay!

Hinagkan ang konde, subali't ang pagkadiit doon sa mga labi, na nang mga unang sangdali'y

nagiinit sa pagibig, at noo'y nanglalamig, ay kinilabutan ang buo niyang katawan, na siyang ikinalugmok tuloy at ikinawala ng isip.

Nang idilat ang mga mata, ay naghihimutok na nagwika:

—Ibig ko nang mamatay.

Datapuwa't sa isang kasakitsakit na panambitan ng markes ay nabalisa ang kanyang puso kaya't niyakap niya sa liig, bago nagwika ng:

—¡Patawad, amá ko, patawad! ¡dahil sa inyo'y di ko nanaising mamatay, dahil sa inyo nga lamang, subali't dalhin ninyo ako sa malayo, sa malayong-malayo dito, doon sa di kagunitaan ko, doon sa di maaabot ng alaala kay Gerardo!

Hinagkan ng nalulungkot at sawingpalad na amá ang namumutlang mga pisngi ni Amalia, bago nagwikang taglay ang naghihimutok na boses:

—¡Oo, anák ko, paroroon tayo sa lalong malayo, at ibigin nawa ng langit na mailigtas ka ng iyong amá!...





## VII



AKALIPAS ang labinglimang araw ay nabasa sa pitak ng mga kapahamakan ng mga pahayagan sa Florencia itong:

"PAGPAPAKAMATAY"

"—Kaninang umaga, sa ibabaw ng malabong tubig ng Arno, ay nasumpungang lulutanglutang ang bangkay ng isang babae, na mahinhin ang pananamit; pagkaahon sa ilog, ay walang sinomang nakakilala sa mga naroroong kaharap. Isang babaing batâbatâ pa at napakaganda. Ang buhok, na napakaitim, ay putol; nakadamit ng itim at naliligid ang liig ng isang taling bughaw, na parang nagtatakang magbigti muna bago magtalon sa ilog.

"Ang barong pangloob ay malinis, subali't pangkaraniwan lamang; walang sapin. Walang nakuha sa kanyang sulat man lamang ó kaya salapi. Ang nagpakamatay, ay dinala sa himpilan ng mga bangkay ng Santa Maria Nueva, na doon makikita ng sinomang may gusto."

Ang balitang ito'y labislabis na upang magsiparoon ang maraming mga tao sa kinalalagyan ng bangkay: Walang bayad ang panonood, at di mawawalan ng mga taong magustuhin sa ganyang pangyayari.

Mabuti nga ang lagi nang magsanay sa lahat ng bagay.

¡Gaano kalaki ang pagkakaibig ng madlang pagmalasin yaong abang nagbigti, na nakatihaya sa ibabaw ng tarimang nakataas ng kaunti ang ulo upang mapagwaring mabuti ang pagmumukha!

Ang patay ay nakahahalina, at may ilang minaghapon sa pagmamalas lamang sa mukhang yaong nangingitim, nguni't hindi nagbabago, sa mga matang yaong nakadilat, na parang may tinititigang tao, at yaong nagkakatiim na mga ngipin ay para manding nagbabadya ng huling sigaw ng kanyang paghihirap.

Mayroon ngang nakakikilala sa mukhang iyon ¿datapuwa't nasaan?

Karakarakang may isang babaing hinawi ang karamihan, na napasigaw nang makita sa harap ang nagpakamatay.

—¡Siya at dili iba—ang pahimutok,—si Giselda!

¿Ano po, si Geselda?—ang sabay sambot ng ilan.—¿Yaong nahatulang mapilit ng tatlong taón dahil sa pagpatay sa kanyang anák?

—Hindi kayo namamali: siya at walang iba.

—Siya nga pala.

—At doon nakuha sa ilog Arno, sa kaisang pook na kinasumpungan sa kanyang anák.

—Ang pagngingitngit ng sarili ang siyang nagudyok marahil sa kanyang magpakamatay.

—Pagkatapos ng matagal na panahon...

At ang mga salisalitaan ay hindi matapostapos, na di man lamang pinagpitaganan ang pook na kinadoroonan, ang nakaburol na bangkay, na parang minamasdan ang lahat ng kanyangmatang hindi kumikisap...

* * *

Ang babaing dumating ay hindi nagkamali.

Ang nagpakamatay ay si Giselda nga.

¡Gaanong pagkukubli ang ginawa nito sa lahat ng mga paghahanda!

Hindi nga mahalagang gaano sa kanya ang buhay.

Pagkatapos maisagawa ang kanyang paghihiganti, ay hindi man lamang nagiwan ng kahi't bahagyang bakas ng damdamin.

Sumunod siya kay Gerardo; tumakas, at sa paguwi sa Florencia'y nanumbalik na muli sa bahay ng balo.

Nalalaman nito na ang dalagang nabanggit, matapos na makuha ang salaping nalalagak sa manananggol, ay umalis sa siyudad; anopa't si Giselda'y hindi gumawa ng anomang subat na ipaghinala kamunti man sa kanyang lihim na paru-

kala, kaya't ang balo ay walang paraang magawa kungdi ang magkasya na lamang sa pagwawalang kibo sa kanyang mithing makaunawa.

Nang muling makipagkita ang mananahi, na higit ang pamumutla kaysa dati, nguni't matiwasay lagi na, ay inusisa ni Julia:

—¿Nahusay mo na ba ang lahat mong mga nilalakad?

—Oo, nahusay ko nang lahat.

At wala nang sinabi pang anoman.

—¿Anong tinatangka mong gawin ngayon?—ang itinanong ng balo sa kanya.

—Wala. Ang aking kapalaran ay nahahanda na; pahintulutan mo pa muna ako ng ilang araw na makatira sa iyong bahay, at pagkatapos ay hindi na kita muli pang babagabagin sa pagtahan dito.

Si Julia'y hindi mapalagay, sapagka't sinasapantaha niyang sa kabila ng gayong kapanatagang loob na ipinamamalas ng kanyang kaibigan ay may ikinukubling bahagyang nakakikilabot.

At minamatyagan niyang parati; datapuwa't pagkaraan ng sampung araw ay patuloy pa rin ang mananahi sa anyong tiwasay, na ikinaparam ni Julia ng kanyang mga hinala, at ipinalagay niyang sa madaling panaho'y manunumbalik sa masipag na pamumuhay na gaya ng mga nagdaang araw.

Gabigabi'y bumibili ang mananahi ng pahayagang kanyang binabasa at sa pamamagitan nito'y nalaman niya ang kamatayan ng konde Gerardo,

na iniuukol sa isang pagpapakamatay, nabatid din niya ang liham na sinulat ni Gerardo, at dahil dito'y isang patak na luha ang umagos sa kanyang mga mata.

Sa kaisang pagbabasa'y nalaman din niya ng may ilan nang araw, na ang kasintahan ni Gerardo'y naparoon sa Francia na kasama ng kanyang ama.

—Siya'y maaaliw—ang sumaksak sa isip ni Gerardo,—sapagka't may isang amang nagmamahal, datapuwa't ako'y nagiisang kasamasama ko ang mga pagngingitngit ng loob at kahihiyan. ¡Ah! panahon na ngayong dapat kong ipinid ang kasakitsakit na aklat ng aking buhay.

Sapagka't gabi nang kitilin ni Giselda ang buhay ng kanyang anák, at gabi rin ng itapon ang bangkay nito sa ilog, ang gabing hinirang niya sa pagpapakamatay, ay para manding pinagpisanan ng lahat ng mga katakottakot na bagay.

Tubig, hangin, kulog, kidlat ang parang nagkapisanpisan upang gawing kasindaksindak ang gabing yaon.

Ang balo ay mahimbing na natutulog at hindi man sinagian ng kahi't bahagyang hinala kay Giselda.

Ito, na nahigang di naghubad ng damit, ay nagbangon ng hatinggabi, at walang saping tinahak ang tinutulugan ni Julia, binuksan ang pintuan, at di nagluat ay nakarating sa lansangan.

Nagtali sa liig ng isang lubid upang magu–

nita marahil ang kasalanang ginawa niya sa kanyang anák.

Maging ang hangin, maging ang tunog ng kulog, maging ang nakaduduling na liwanag ng kidlat ay di nagdulot ng kasindakan sa kanya.

Naglalakad na taas ang ulong parang nakikipaghamok sa langit, at nang naroroon na siya sa dalampasigan ng Arno, ay naghintong isangdali, at naniin sa pader na minamasdan ang malabong tubig, na umuugong ng katakottakot.

Kaginsaginsa'y parang nakita niya ang isang bilot na maputi sa gitna ng tubig, kaya't napaudlot siyang taglay ang pagkasindak.

Pagkaraan ng isang mahabang buntunghiningang namulas sa kanyang dibdib, at ng isang sigaw na matindi na nakisaliw sa lagaslas ng tubig ay biglang tumalon sa ilog.

Ang lahat ay natapos na; ang malabong tubig na tumangay sa kanya sa kailaliman, ay parang sumisigaw ng isang sumpa, sa kulangpalad na nagpatiwakal.

Sa tubig na yaon inilagak ni Giselda ang kanyang lihim, na sinoman sa Florencia ay walang nakabatid.

Wala ngang pahintulot sa aking ipahayag ko ang gayon kung paano sumapit sa aking kaalaman.

**W A K A S.**

Natapos ngayong ika 22 ng Disyembrè ng 1919.

# Aklat ng Karunungan

Ito ang pamagat ng isang bagong akdang sinulat ni Rosende Ignacio na kasalukuyang nililimbag at sa lalong madaling panaho'y matutunghayan ng tanang may nais na makatalos ng sarisari at kagilagilalas na mga karunungang di pangkaraniwan.

Sa tinataglay na pangalan ay dapat nangang makuro ng lahat ang kahalagahan ng mga nilalaman ng nasabing aklat; hindi isang babasahing katulad ng mga libangan, ng mga nobela, na pawang pangpapawi ng pagal at lungkot, kungdi isang tunay na aklat na nagtuturo ng di pangkaraniwang karunungan na sa buhay ng lahat ng tao dito sa mundo ay tutoong makabu'uhan.

Hindi nga kaila sa sinoman, na samantalang lumalakad ang panahon ay nagdaragdag naman ang mga karunungan sa lupa; yaong noong mga nagdaang panaho'y ipinalalagay nating di mangyayari, ngayo'y ating nakikita; yaong kung aakalain ay isang haka lamang, ngayo'y nadadama ng mga kamay; kaya't maituturing nga natin na isa sa mga bagay na karagdagan pa sa mga karunungang abot na ng marami ang mga nilalaman at itinuturo ng AKLAT NG KARUNUNGAN na sa lalong madaling panahon ay mababasa at makakamtan ng tanan.

Sinabi ko nangang hindi isang babasahing panglibang, hindi isang katha ng isip na nangangarap, hindi isang awit na pamawi ng lungkot; kungdi isang sanggunan sa kaalaman isang guro sa pagtalos

ng mga lihim na bagay na di abot ng kaya ng marami.

At upang mabatid nga ng mga giilw kong mangbabasa ang mga bagay na nilalaman, ang mga karunungang maituturo ng Aklat na nabanggit ay naito at ipakikilala ko ang mga kasaysayang taglay:

Ang unaunang matutunghayan, ay ang natutungkol sa *panghuhula sa mangyayari sa panahong darating*, sa pamamagitan ng mga lindol, ng sikat ng araw, ng buwan, ng mga bituin, ng mga huni at kilos ng mga hayop, ng mga ulap, ng mga isda, ng mga lintik at iba pang bagay sa ibabaw ng lupa.

Ang ikalawang matutunghayan ay ang natutungkol sa *pagpili ng mga araw* na dapat ipaghasik ó ipagtanim upang mamunga ng sagana.

Ang ikatlong matutunghayan, ay ang natutungkol sa *panghuhula sa mangyayari sa darating na panahon* sa pamamagitan ng sikat ng mga kometa.

Ang ikaapat na matutunghayan, ay ang natutungkol sa *pagkilala sa mga kapalarang sasapitin ng tao.*

Ang ikalimang matutunghayan, ay ang natutungkol sa *kapangyarihang taglay ng mga kometa sa kabuhayan ng tao.*

Ang ikaanim na matutunghayan, ay ang natututungkol sa *mga lihim ng kalikasan.*

Ang ikapitong matutunghayan, ay ang natutungkol sa *pagpapalayas ng mga tukso*, gaya ng mga ASUWANG, NUNO, DUWENDE, TIYANAK

at KULAM, sa pamamagitan ng mga BULONG.

Ang ikawalong matutunghayan, ay ang natutungkol sa *dalawang daang* KARUNUNGANG LIHIM.

Ang ikasiyam na matutunghayan, ay ang natutungkol sa *Pagkilala ng mga araw* sa bawa't buwan ng taong nakalipas nang maluat ó sa taóng malayu pa bago sumapit.

Ang ikasampung matutunghayan ay ang natutungkol sa *paguusaP* sa pamamagitan ng pamaypay, panyo at mga bulaklak.

Sa sampung kasaysayang ito nabubuo ang AKLAT NG KARUNUNGAN na kasalukuyang nililimbag at sa lalong madaling panahon ay mababasa ng madla.

Ang sinomang may nasang makabatid ng kagalingang nilalaman ng naturang aklat ay umagap agad sa araw ng pagbibili.

Tinatayang ang magiging halaga ng bawa't salin ay di bababa sa P-2 00 ang may malambot na balát at P 2.50 ang may matigás, dahilan sa kamahalan ngayon ng mga ginagamit sa limbagan.



# ¿Ibig ninyong matuto ng Inggles ng walang gugol?

Bumili kayo ng̃ GRAMATIKANG INGGLES TAGALOG ó ENGLISH TAGALOG GRAMMAR ni Ramona Desiderio Marquez, na siyang tang̃ing aklat na naguulat at nagpapaliwanag sa pamamagitan ng̃ wikang tagalog ng̃ mg̃a alituntunin at paraan ng̃ madaling pagkakatuto ng̃ wikang inggles.

Ang nabanggit na aklat ay siyang lubos na makapagtuturo kahima't walang maestro at mangyayaring sa lahat ng̃ sangdali at saan mang dako'y kasama. Ito at dili iba ang pinakamabuting guró na di marunong magdanas ng̃ kapaguran, hindi mayayamutin at sa lahat ng̃ oras ay nahahandang magturo at magpaliwanag sa sinomang nagiing̃at sa kanya; hindi nang̃ang̃ailang̃an kailanman ng̃ upa at masipag kailanma't siya'y kakaulayawin at babasahin ng̃ may giliw na makawatas ng̃ salitang kanyang maituturo, at ito'y walang iba kungdi ang malaganap na wikang inggles.

Ang GRAMATIKANG INGGLES TAGALOG ó ENGLISH TAGALOG GRAMMAR na ito ay hindi lamang ang mga alituntunin ng̃ pagsasalita, pagbigkas at pagsulat ng̃ inggles ang nilalaman, kungdi ang mg̃a pangkaraniwang salitaan sa pakikipagtunggali sa sinoman, ang makabuluhang mg̃a pagsasanay, mg̃a piling pang̃ung̃usap at ang malimit na gamiting mg̃a salita ó *common words*.

At kung ibig ng̃ sinomang masubok at makilala ang katunayan ng̃ ganitong pahayag ay magsadya

sa Limbagan at Tindahang Aklat ni P. Sayo Balo ni Soriano at doon makabibili sa halagang P-1.50 ang isa.

## ¿IBIG NINYONG MAKAPANGGAMOT SA INYONG SARILI?

Bumili kayo ng̃ Medicina Domestica ni Dr. Buchan na isinatagalog ni Rosendo Ignacio. Nagtataglay ng̃ magagaling na tagubilin tungkol sa panggagamot sa mg̃a sarisaring sakit: May mg̃a paraan ng̃ pagkilala ng̃ mg̃a karamdaman sa pamamagitan ng̃ tutop ng̃ pulso; bukod dito'y may mg̃a paraan ng̃ paggawa ng̃ mg̃a gamot na sarisari.

May dalawang bahagi: ang isa ay P-1.50 ang malambot na balat at P 2.00 ang matigas; ang ikalawa ay P 1.50 ang may matigas na balat at walang malambot na balat na ipinagbibili.

## Munting Diccionario Ingles-Tagalog

Kung ibig ninyong makatalos ng̃ maraming salitang inggles at tagalog ay bumili kayo ng̃ Munting Diccionario Inglés Tagalog ni Sofronio G. Calderon, bantog at kilalang manunulat. Ang halaga ng̃ bawa't isa kung may matigas na balat ay P-2.00 at kung wala naman ay P-1.20.

Ang sinomang may nais na magkaroon ng̃ mg̃a aklat na nabanggit ay magsadya sa Limbagaa at Tindahang Aklat ni P. Sayo Balo ni Soriano, Rosario 225, Binundok at doon makabibili sa lubos na kasisiya ng̃ loob.

